"Useda!!!" hinampas ni Leaf si Pierce habang nakakunot ang mga noo niya. Tatawa tawang umiiwas si Pierce sa hampas ni Leaf, "Haha! Syempre, magkaibigan nga diba? Edi kunwari walang malisya tayong magi-sleep over! Mwahaha!"

"Useda!!!" hindi tinitigilan ni Leaf ang paghampas kay Pierce habang tinitignan niya ito ng masama, hindi mapigilan ni Pierce ang pagtawa niya, nahawakan niya ang kamay ni Leaf para matigil ito sa paghampas sa kanya, "Haha! Joke lang! Joke lang uy!"

"Ehem," napalingon ang dalawa nang makarinig sila ng boses ng isang lalaki sa harap nilang dalawa, naka-hawak ito sa strap ng back pack na nakasabit sa isang balikat habang nagsasalubong ang dalawang kilay sa nakikita, "What's happening here?"

Nabigla sina Pierce at Leaf sa dumating, napansin ni Pierce kung saan nakatingin ang boyfriend ni Leaf - sa kamay ni Pierce na nakahawak sa kamay ni Leaf. Ngumisi si Pierce at mas ipinakita kay Owen ang pagkakahawak niya sa kamay ng girlfriend nito sabay nang-aasar na sinabi, "Ang tagal mong dumating e, napagod na kakahintay ang

girlfriend mo sa panget na tulad mo kaya sa isang gwapong tulad ko na lang niya itinuon ang pansin niya. Tignan mo, holding hands na kami. Pre, sorry ha, lalaki lang ako? 'Wag mo kasing iiwan kahit kailan ang kung anumang importante sa'yo dahil baka makuha ng iba. Uso pa man din nakawan ngayon."

"Useda! Ano bang -" papagalitan pa lang ulit siya ni Leaf nang biglang naramdaman nilang dalawa ang pwersahang paglayo ni Owen sa mga kamay nila at sa loob ng ilang segundo, nakaupo na sa sahig si Pierce sa mabilis na suntok na natamo. Napadura si Pierce sa may sahig bago tumayo, gaganti sana siya ng suntok nang may maalala siya bigla.

Isa sa mga kundisyon niya sa pagkakatanggap sa Infinity College: Hindi siya manggugulo sa mga estudyante. Hindi naman estudyante ng Infinity College si Owen Cortez pero naisip ni Pierce na hindi man iyon nabanggit sa kundisyon, alam niyang isa rin sa mga kundisyon ang hindi niya pakikipag-away o bugbugan kahit kanino. Isang suntok niya lang sa kahit sino siiguradong kicked out agad sya, ayaw niyang mangyari yun dahil mapapalayo siya sa Potchi niya at partners in crime sila ni Oranggu kaya hindi rin sila pwedeng maghiwalay.

Dahil ayaw niyang mapatalsik sa paaralan, itinigil niya ang kamao niya ilang sentimetro na lang sa may mukha ni Owen. Tumalikod siya at naglakad palayo, ilang hakbang pa lang siya ay lumingon siya at naka-behlat kay Owen habang mapang-asar na sinabi, "Pasalamat ka hindi ako nanakit ng babae - ay lalaki ka pala? Hindi halata! Bading! Wahahahaha!"

Sabay takbo palayo habang patuloy pa rin sa pagtawa at pang-aasar kay Owen, "Woo! Bading!"

Nang malayo na siya, lumingon ulit siya at sumigaw habang kumakaway kay Leaf, "Bye ka-IBIG-an! Ingat ka sa pag-uwi, parehas pa man din kayong babae ng kasama mo! BWAHAHAHAHA!"

"Aba't!" gustong sugudin ulit sana ni Owen ang nakakaasar na si Pierce pero pinigilan na lang siya ni Leaf at niyaya ng umuwi, "Wag mo na lang pansinin yung isang 'yun, 'wag mo ng patulan. Special yun e, special child."

Napapailing na lang si Leaf habang naglalakad na pauwi kasama ang boyfriend, hindi niya malaman kung bakit naasar at natatawa siya at the same time habang iniisip ang childish act ni Pierce Useda. Hindi niya talaga maintindihan kung anong klaseng tao ito.

Kinagabihan...

Excited na nagpa-load si Pierce sa pinakamalapit na tindahan, nag-unli at habang nakahiga sa kwarto niya ay panay ang ngisi niya. Kanina pa niya tinatype tapos buburahin tapos itatype ulit ang mensaheng gusto niyang ipadala sa kanyang Potchi. Halos sampung minuto niya ng ginagawa 'yun, hindi siya mapakali, kinikilig siya masyado sa pag-iisip ng unang text message na isesend niya kay Leaf.

Pero naalala niyang "friends" na sila kaya hindi dapat siya masyadong OA sa mensaheng ipapadala kay Leaf, dapat "friendly" lang para hindi siya layuan ng babae. Wala naman talaga siyang balak makipag-kaibigan dito pero kung iyon lang ang tanging paraan para mapalapit siya sa kanyang sinta ay willing siya makipag-kaibigan dito dahil alam niyang sooner or later mapapansin na rin ng kanyang Potchi ang kanyang mala-Adonis na mukha at katawan. At kapag "friends" na sila madali niyang masisiraan yung syokoy na boyfriend ni Leaf. Habang iniisip ang mga iyon hindi mapigilang ngumiti ni Pierce na parang tinutubuan ng sungay. Napakapilyo talaga kahit kailan.

Nang makapag-desisyon na si Pierce sa kanyang sasabihin sa text ay pinindot na niya ang "Send" button.

To: Leaf Potchi T. Useda

EowSzz pO3hz jEjEjE!

PiErcE pO3hz itOehH

tXt tXt pO3hz <3

Pagkalipas nang ilang segundo nakatanggap agad siya ng reply. Excited na binasa niya ito.

From: Leaf Potchi T. Useda

Eew, you're so Jeje! Don't text my bestfriend nga, creep!

You and your monkey friend are both stupid!

- Bana Na

Huh? Nainis si Pierce sa nabasa niya, hindi ang Potchi niya ang nag-reply kundi ang bestfriend nitong bwisit. Magkasama sila ngayon? E bakit siya ang may hawak ng cellphone ni Leaf?! Hindi na iyon mahalaga basta nabibwisit na talaga siya sa pag-epal ng bestfriend ni Leaf kaya naman agad agad niyang tinext si Oranggu.

To: Unggoy

OiSt! TuRuaN mOh nGa nG leKsYon yAhng si BaNa Na buHkaSz

Nagreply din agad si Oranggu.

From: Unggoy

Bakit boss?

Kinuwento ni Pierce ang pag-epal ni Bana sa text niya kay Leaf. Nag-reply ulit si Oranggu.

From: Unggoy

Roger boss. Bwisit din ako dyan e, matagal ko na rin gustong turuan ng leksyon 'yang babaeng 'yan.

Pagkatanggap ng text na iyon from Oranggu, nakangiting demonyong nag-text muli siya sa number ni Leaf.

To: Leaf Potchi T. Useda

hUmAndaHh kAh bUhKasz Bana

That was supposed to be a threat kaya naman nainis siya sa reply ni Bana.

To: Leaf Potchi T. Useda

Matatakot sana ako kung maayos ang pagkakatype mo pero natawa lang ako e.

- Bana

He hates her gut. No one messes with Pierce Useda like that.

## IKALIMANG KABANATA

"Hindi dapat ako pumunta sa inyo kagabi! At hindi ko sana binasa 'yung text! Sobrang na-bad trip lang ako sa pagka-jeje nung taong iyon! I don't really understand you Leaf, why the heck did you give your number to that idiot? And you even let him be your friend! Are you sure na hindi ka niya tinakot, binlackmail o kung anuman? Kasi if that's the case, I'll report him to the police immediately."

"Calm down Bana, ilang beses ko ng sinabi sa'yo na hindi niya ako pinilit o kung anuman. Pumayag talaga akong maging kaibigan niya," kalmadong saad ni Leaf habang ibinabalik sa pouch ang lip balm na kakagamit lang, nag-cr sila saglit bago matapos ang recess nila.

"Bakit nga kasi? Hindi ba ikaw na nga ang nagsabi noon na ang creepy niya?" hindi pa rin talaga maisip ni Bana kung bakit nakipagkaibigan ang bestfriend niya sa isang tulad ni Pierce.

"Bana, mukhang creepy nga talaga siya with all those piercings at sa ugali niya pero mukha man siyang feeling gangster na tambay sa kanto I think hindi naman siya ganoong nakakatakot. I think mabait naman siya e, may human side naman ata siya kahit mukha siyang serial killer. Wala naman sigurong masamang makipag-kaibigan sa kanya, I think mas mabuti pa nga itong napaintindi ko na agad sa kanya na wala akong gusto sa kanya kahit anong gawin niyang panghahabol sa akin at hanggang kaibigan lang ang pwede sa amin. And see, pumayag siya at hindi nagwala? Naintindihan niya 'yun. I really think he's not as bad as we think he is," pinatay na ni Leaf ang gripo pagkatapos maghugas ng kamay at niyaya na ang kaibigan na bumalik sa classroom, "Tara?"

Naglakad na sila pabalik sa kanilang classroom habang patuloy pa ring nakikipag-debate si Bana, "Mabait? Sino? Iyong basagulerong iyon? From what I heard meron siyang little gang na tinatawag nilang 'The Pogi Gang'," napatigil saglit si Bana at nagpigil ng tawa pagkasabi sa pangalan, "Pff! Ugh, so jeje talaga!"

Natawa rin si Leaf pagkarinig sa pangalan ng little gang ni Pierce, "The Pogi Gang is a cute name."

"What?" nanlaki ang mga mata ni Bana at napapailing kay Leaf, "I can't believe you! Ginayuma ka ba nun? Don't tell me naiinlove ka na rin sa kanya? Oy! Wag mong ipagpapalit si Owen sa mukhang ewan na Pierce na iyon ha! Owen is super hot compared to that Pierce, mayaman, matalino, athlete at super gentleman pa! Magka-ibang makag-iba ang level nung dalawang iyon!"

Hinampas ni Leaf si Bana habang natatawa, "Ano ka ba! Hindi ako naiinlove sa kanya ano! I'm just saying na he's ok to be a friend, mukhang mabait naman siya e. Let's give him a chance to prove himself, huwag natin agad husgahan 'yung tao porket nag-freak out tayo noong unang nakita natin siya sa may school gate. I think may pagka-special child lang talaga kaya ganoon siya pero uulitin ko talaga sa'yo, mukhang mabuting tao naman siya."

"Mabuting tao? Woah, define 'mabuti'."

"Bana, he saved my life," tinapik ni Leaf ang balikat ng kaibigan at ngumiti ng taos-puso, "That's enough proof na he's not a bad guy."

Pagkasabi nun ay pumasok na ng classroom si Leaf, napailing na lang si Bana at dumiretso na rin sa kanyang upuan. Weird, naisip ni Bana pagka-upo niya, napatingin siya sa gawi ni Pierce, tahimik itong nakatingin sa blackboard, lumingon naman siya kay Oranggu, nakatungo lang ito at nagbabasa ng libro. Ang weird talaga, usually kapag recess maingay itong dalawang ito pero bakit ang tahimik nila ngayon? Atsaka hindi ba sinabi ni Pierce kagabi na humanda raw siya? Kanina pa siyang handa sa kung anumang balak gawin ng dalawang mokong

na iyon sa kanya, marunong siya ng self defense kaya hindi siya natatakot sa kanila pero nasa 4th period na sila, wala pa ring ginagawa 'yung dalawa. Kanina pa nga silang tahimik which is making everything creepier.

"Whatever," sambit ni Bana sa sarili niya at inalis na sa isipan niya ang kung anumang balak nina Pierce at Oranggu nang dumating na ang teacher nila. Nagsimula na ang klase at nagle-lecture na ang guro nila, nagsulat ito ng mga ilang bagay sa blackboard kaya inabot ni Bana ang pencil case niya na nakapatong sa lamesa niya. Kanina pang 2nd period ito nakalabas, ginamit niya kasi at iniwan doon sa lamesa niya kahit pagkatapos ng 3rd period at recess. Binuklat niya muna ang notebook niya para sa subject na iyon at saka binuksan ang malaking pencil case, mahilig kasi siya sa mga ballpen at highlighters kaya malaking pencil case ang gamit niya at halos napupuno niya ito. Sinubukan niyang pumili ng magandang ballpen na gagamitin pero nagtataka siya nang may makita siyang parang antenna na gumagalaw sa medyo dulo ng pencil case, nagtataka siya kung ano iyon kaya kinalkal niya pa ito pero unti unting lumalaki ang mga mata niya nang mapagtanto kung ano yung antenna na gumagalaw sa loob.

May nakita siyang kulay brown na bagay, may pakpak ito at gumagalaw! Unti unti itong naglalakad palabas ng pencil case niya, nanigas siya sa kinauupuan, nung nakalabas na itong bagay na ito sa pencil case niya at dumapo ito sa kamay niya, bigla siyang tumayo at sumigaw ng sobrang lakas. Hinagis niya palayo sa kanya ang lamesa niya pati na rin ang upaan, dahil doon nagsimulang lumipad ang brown na nilalang. Sa takot na madapuan muli nito ay nagtatalon at tinatakpan niya ang ulo niya ng kanyang mga kamay habang patuloy na sumisigaw ng, "IPIS! IPIS! AHH! IPIS!"

Nagkagulo na rin ang klase, nagsigawan din at napatayo ang ibang kababaihang takot sa ipis habang ang ibang lalaki ay tumatawa sa nangyayari kabilang na sina Pierce at Oranggu na siyang may pakana ng pangyayaring iyon.

"Bwahahaha!" hindi mapigilan ni Oranggu na ihampas ang mga kamay sa lamesa habang sumasakit na ang tyan kakatawa, kanina pa nila pinipigilan ni Pierce ang huwag tumawa. Nanghuli sila ng ipis noong umagang iyon at nilagay nila sa isang supot at noong umalis si Bana kasama ni Leaf na magpunta sa CR noong recess ay ginawa na nila Pierce ang plano nila, nilagay nila ang ipis sa loob ng pencil case ni Bana upang takutin ito at hindi nga sila nabigo, sobrang takot na takot ito na halos maluha luha na habang tumatalon talon at sumisigaw.

"Hey! Hey!" naiinis na ang guro nila sa kaguluhang nagaganap kaya nilapitan nito ang dahilan ng kaguluhan at inapakan ang kanina'y lumilipad na nilalang saka winalis ito at nagpatuloy muli sa kaniyang leksyon, "Magsibalik na kayo sa mga upuan niyo! Jusko, parang ipis lamang."

Sumunod naman silang lahat at tahimik na bumalik na sa kani-kanilang upuan, nagpatuloy ang leksyon at ang kawawang si Bana halos nanginginig pa sa pangyayari, she hates cockroaches the most! Natatakot siya dito, nandidiri siyang makita ito, she can't even stand to see a picture of that insect. She hates all insects pero ipis

talaga ang pinaka-ayaw niya sa lahat! Maingat na kinuha niya ang hand sanitizer sa bag, sinisiguradong walang gumagalaw na nilalang sa loob ng bag niya, binuhos niya ang hand sanitizer sa lamesa at pati na rin sa kamay. Hindi niya na pinulot pa ang pencil case at ang mga nagkalat na ballpen, she's never going to use them again! Habang pinapahid niya ang hand sanitizer sa kamay narinig niya ang pigil na pigil na mga tawa ni Oranggu sa likod niya kaya agad niyang nilingon ito at tinignan ng masama.

"You," mahina ngunit matigas na sabi ni Bana kay Oranggu, napatigil si Oranggu sa pagpipigil sa tawa, inilapit ni Oranggu ang mukha kay Bana at ipinatong ang baba sa may kanang palad saka ngumiti ng mapang-asar, "What?"

Bumibilis at lumalalim ang paghinga ni Bana sa galit kay Oranggu, "You piece of sh.t you ugly stupid hateful monkey."

"Ahh ipis!" mahinang sabi ni Oranggu habang ini-imitate ang pagsigaw at pagtatalon ni Bana kanina, nakatalikod kasi at nagsusulat sa blackboard ang guro kaya nagawa niyang asarin ang babaeng halos pinapatay na siya sa tingin sa sobrang inis.

Hindi na napigilan ni Bana ang sarili at inihagis ang maliit na bote ng kanyang ubos ng hand sanitizer sa mukha ni Oranggu. Hindi naman ganun kasakit ang tama kay Oranggu, tinaas ng lalaki ang kamay upang makuha ang atensyon ng guro at saka nagsumbong, "Maam, si Bana po nanghahagis ng bote sa mukha! Saka sinabihan po akong piece of sh.t daw saka ang boring din daw po ng lesson niyo at tinatanong po sa akin kung menopause na daw po ba kayo."

"Why you..." napanganga na lang si Bana sa isinumbong ni Oranggu, "I didn't say that!"

"Ms. Na!" nilingon ni Bana ang gurong halos nag-uusok na sa galit, "I've had enough of you for today, una ginulo mo ang klase ko at nagtatalon at nagsisigaw ka dahil lang sa nakakita ka ng ipis tapos ngayon nanghahagis ka ng

bote sa mukha ng kaklase mo at nagsasabi ka pa ng mga kung anu anong bagay na pwedeng maka-offend sa kapwa mo!"

"Maam---"

"1 hour detention."

"Pero maam may piano class pa ako mamaya---"

"Walang pero pero," aangal pa lang sana ulit siya pero tinalikuran na siya ng guro at pinagpatuloy ang naantalang sinusulat sa blackboard. Nilingon niya ulit si Oranggu at galit na galit na sinabing, "Dahil sa'yo hindi ako makaka-attend ng piano class ko!"

Binehlatan lang siya ni Oranggu, "Problema mo na 'yan, hindi mo kasi dapat ginagalit ang boss ng The Pogi Gang. Light pa nga lang na parusa namin sa'yo 'yan e, pasalamat ka hindi kami nananakit ng babae at bawal kaming gumamit ng violence sa school na ito kundi, naku."

"You guys are a bunch of childish idiots!"

"Maam!" biglang tinaas na naman ni Oranggu ang kamay niya at natakot si Bana na baka isusumbong na naman siya ni Oranggu dahil sa sinabi niya at madadagdagan na naman ang oras ng detention niya kaya she pleaded to him, "Wag please, wag! Sorry na talaga!"

Nag-smirk si Oranggu sa ginawa ni Bana, "Yes, Mr. Tan? What is it now?"

"May I go to the restroom?"

"Go ahead."

Nakahinga nang maluwag si Bana, she really thought na isusumbong na naman siya. Tumayo na si Oranggu, tumigil muna ito sa gilid ni Bana at bumulong sa tenga nito, "Kawawang bata."

Pagkasabi nun ay lumabas na siya ng classroom at patuloy pa ring tumatawa habang naaalala ang takot na takot na hitsura ni Bana.

"Ipis lang pala katapat mo e," sambit ni Oranggu sa sarili habang naglalakad sa corridor at nagpapa-sipol sipol. Hindi naman talaga niya kailangan pumuntang banyo, trip niya lang talaga asarin si Bana. Of course, hindi pa sila tapos ni Pierce sa parusa nila kay Bana for messing with the TPG leader. After 4th period marami pa silang kalokohan na ginawa to make Bana's day miserable, hinaluan nila ng sobrang anghang na hotsauce ang ketchup sa may lunch box ni Bana, tinago nila ang pampalit na PE uniform ni Bana kaya na-mark as absent ito sa PE class nila, tinakot ulit nila ito gamit ng fake na laruang ipis at kung anu ano pang makakapagpa-irita kay Bana.

"Potchi!" tumatakbong hinahabol ni Pierce ang nagmamadaling lumalabas na si Leaf pagkatapos ng klase nila, hinawakan niya ito sa braso para pigilan pero inalis lang ng huli ang pagkakahatak niya sa braso nito.

"Ano ba!" inis sa kanya si Leaf dahil nalaman nitong sila ang dahilan nang mga nangyayari kay Bana sa araw na iyon, nauna ng lumabas ng classroom si Bana dahil kailangan pa nitong magdiretso sa may faculty room dahil sa 1 hour detention na natanggap.

"Wag ka ng magalit oh," napapakamot sa may batok na sabi ni Pierce, "Siya naman kasi ang nauna, binwisit niya ako sa text kagabi. Gumanti lang ako."

"Parang 'yun lang, parang binwisit ka lang sa text ginaganon niyo na agad si Bana? Pinagtulungan niyo pa siya ng kaibigan mo! Argh! And to think na ipinagtanggol pa man din kita kanina sa kanya, I even told her na maybe hindi ka kasing sama ng iniisip namin pero nagkamali siguro talaga ako ng impresyon sa'yo. Kung ganito ka sa kaibigan ko at sa kapwa mo, ayaw na kita miski kaibigan!"

"H-ha? S-saglit lang Leaf!" naiwan na lang si Pierce doon sa kinatatayuan niya habang nakataas ang isang kamay na inaabot ang papalayo ng si Leaf. Ipinagtanggol niya ako? Talaga, sinabi niya 'yung mga bagay na iyon tungkol sa akin? Natutuwa si Pierce na marinig iyon pero nalulungkot siyang galit sa kanya ngayon si Leaf. Ang sakit lang,

hindi siya makapag-move on sa pakikipag-break nito sa binuo nilang friendship kahapon. Parang pinipiga ang puso niya sa sakit, parang tumigil ang mundo niya nang tumakbo papalayo sa kanya ang babaeng mahal niya pagkatapos sabihan na ayaw na siya nito miski isang kaibigan lamang. O tadhana, bakit kahapon lamang ang saya saya niya pero ngayon ang lungkot niya na, bakit tadhana, bakit ka ganyan kasama?

"Ito na ba 'yung parteng magpe-play ako ng pang-broken hearted na kanta? Gusto mo rin bang lagyan ko ng fake na ulan para dagdag effect sa nakakalungkot na pangyayari? Kaso ang weird, umuulan sa loob ng building."

Nang marinig ni Pierce ang sumingit sa pagda-drama niya ay hinila niya agad ito sa may balikat at sinapak, "Bwisit! Dahil sa'yo galit sa akin ang Potchi ko!"

"What the? Anong ginawa ko? E ikaw naman itong nag-utos na parusahan 'yung Bana na iyon."

"Wala akong pake makipag-ayos ka ngayon doon sa kaibigan niya! Mag-sorry ka, kailangang makuha natin ang loob ng kaibigan niya para hindi na magalit pa sa akin ang mahal ko!"

"Ha?" napakunot ng noo si Oranggu, "Ang labo mo kahit kailan boss! Ang sabi mo kahapon parusahan natin 'yung Bana na 'yun tapos ngayon gusto mong mag-sorry ako sa kanya? Ayoko nga!"

Inalis ni Oranggu ang kapit sa kanya ni Pierce at naglakad na palayo, "Dyan ka na nga boss, may part time pa ako sa library."

"O-oist!" tinawag niya ito pero hindi na siya nilingon pa ng kaibigan. Nagulo na lang niya ang buhok niya, "Ahh! Bwisit!"

Sa may library...

"Ahh! Tapos na rin mag-ayos ng mga libro, makaka-alis na rin ako!" isinakbit na ni Oranggu ang backpack sa likod, katatapos lang niya ng part time niya sa library, 2 hours lang naman siya doon every Monday to Friday. Siya na ang nagsara ng library dahil alas-siyete na ng gabi. Naglalakad na siya noon sa may corridor sa baba ng school nila patungong school gate nang makarinig siya ng hikbi ng isang babae. Nagtindigan ang mga balahibo niya kasi ang dilim sa corridor na dinadaanan niya at mas lalo pa siyang natakot nang sa dulo ng corridor, may nakita siyang isang babae na nakaupo, nakasuot ito ng uniform nila pero natatakpan ng hindi kahabaan nitong buhok ang mukha nito dahil nakatungo ito habang panay ang pag-iyak.

M-multo? Sambit ni Oranggu sa isip, natatakot siya dahil hindi niya maiiwasang dumaan sa tapat ng white lady na umiiyak dahil 'yung corridor na iyon ang tanging daanan papunta sa may school gate nila.

Pumapatay ba o nangangain ba ng tao ang multo? Pinagpapawisan ng malamig na tanong ni Oranggu sa isipan niya, lumunok siya ng laway at hinubad ang sapatos, no choice siya talaga kundi dumaan sa tapat nito kaya bago siya atakihin ng multong ito siya na ang unang aatake dito kaya thud! inihagis niya ang hinubad na sapatos sa white lady. Bulls eye, natamaan niya sa ulo ang white lady.

"Aray!" galit na sigaw ng white lady nang matamaan ng sapatos at tumingin ito sa direksyon niya, nanlaki ang mga mata nilang parehas.

"IKAW?!" sabay nilang sigaw at turo sa isa't isa.

"Ano bang problema mo at nambabato ka ng sapatos ha?" tumayo si Bana sa kinauupuan at pinahiran ang basang pisngi at saka inihagis pabalik kay Oranggu, hindi natamaan si Oranggu dahil nasambot niya ito at saka isinuot pabalik.

"A-ay sorry akala ko kasi white lady ka!"

"Ha? May problema ka talaga sa utak ano? Ah!" inayos na ni Bana ang shoulder bag niya at tinalikuran si Oranggu, "Why am I even wasting my time on talking with idiots like you!"

Nagsimula ng maglakad palayo si Bana pero hinabol siya ni Oranggu para masabayan sa paglalakad, "Huy, bakit ka umiiyak na parang baliw kanina sa corridor?"

"None of your business!" natuyo na ni Bana ang mga luha sa mukha niya at diretsong nakatingin lang siya sa nilalakaran at hindi nililingon si Oranggu.

"Dahil ba sa na-detention ka? Ang babaw mo naman para umiyak dahil doon."

Doon na hindi nakapagpigil si Bana at nilingon niya si Oranggu sabay sinuntok ito sa mukha, dahil sa bigla ay napaupo si Oranggu at napahawak sa ilong na medyo sumakit.

"Hoy, para saan 'yon ha? Bakit ka nanununtok?!"

"Wala kang karapatang sabihan akong mababaw dahil sa pag-iyak ko! Kasalanan mo ito e, kung hindi ako na-detention edi sana ako ang napili nila! Nang dahil sa pagiging childish nyo ng kaibigan mo naligtangan ko yung piano class ko at naligtangan ko ang pagkakataon na matupad ang pangarap ko! Ibalik nyo sa akin 'yung isang oras na nawala sa akin! Ibalik nyo 'yung nawalang pagkakataon sa akin! Ibalik niyo 'yung pangarap ko!"

Iniisip pa lang muli ni Bana 'yung nangyari at nawala sa kanya ay nanghihina na ulit siya, napaupo siyang muli sa sahig at nagsimula na naman siyang umiyak. Ang lakas ng iyak niya, 'yung tipo ng iyak na parang namatayan o nawalan ng napaka-importanteng bagay. Biglang nakaramdam ng hindi inaasahang konsensya si Oranggu nang makita ang sobrang lungkot na babae. Nilapitan niya ito, ipinatong niya ang kamay sa balikat nito at inabutan ng panyo na galing sa bulsa niya.

"Sorry," hindi mapakali si Oranggu, ayaw na ayaw talaga ni Oranggu na nakakakita ng babaeng umiiyak. Bukod sa nanay niya, si Bana ang pangalawang babaeng nakita niyang umiyak ng ganito, "Shh, tahan na. Ano bang nangyari? Sabihin mo sa akin, susubukan kong bumawi sa kasalanang nagawa ko."

Ini-angat ni Bana ang mukha niya at nagtama ang mga mata nila, sa mga luhaang mata ni Bana nakita ni Oranggu ang yumaong ina. Sumikip ang dibdib niya at tila may pumiga sa puso niya, hindi na niya napigilan ang sarili at niyakap ang babae.

"Shh, tahan na," habang sinasabi niya iyon kay Bana ay naaalala niya ang mga panahong paulit ulit niyang sinasabing tahan na inay, tahan na bago magpakamatay ang nanay niya noong labindalawang taong gulang pa lang siya.

IKA-ANIM NA KABANATA

"These brownies are the best talaga!"

"Aba syempre dapat lang no sa mahal ng binayad ko dyan!" naiinis na sabi ni Oranggu habang dahan dahang nagi-swing habang nakatayo, nasa may isang playground sila sa isang park, sila na lang ang tao dun dahil gabi na, may poste naman ng ilaw dun kaya kita pa rin nila ang isa't isa.

"Mahal? Parang 120 pesos lang!" sabay kagat ni Bana sa pangalawang brownie na kinakain niya, naka-upo naman siya sa katabing swing ni Oranggu habang nakapatong ang maliit na box ng brownie sa kandungan niya.

"Ha?" hindi makapaniwalang nilingon ni Oranggu si Bana, "Lang? Nila-lang mo ang 120 pesos para sa apat na maliliit na brownies na 'yan? Yang nila-lang mong 60 pesos pangkain ko na 'yan ng tanghalian, meryenda at hapunan! May sukli pa at pwede pa akong mag-dessert pati na rin midnight snack!"

"Huh?" kumunot ang noo ni Bana, "What kind of cheap food do you eat para mapagkasya ang 120 pesos?"

"Tsk! Mayaman ka siguro, cheap-cheap-in ko mukha mo e."

"Hey! May atraso ka pa sa akin!" dipensa ni Bana. Nagmake face lang si Oranggu, "Bayad na kaya ako sa atraso ko sa'yo kaya nga nilibre kita niyang gustong gusto mong brownies!"

"You think my dream of becoming a famous pianist is as cheap as you? Tingin mo 120 pesos lang ang halaga ng pangarap kong 'yun ha?!" napakagat ng ibabang labi si Bana, nagpipigil siya ng luha dahil tuwing naiinis siya ay naiiyak siya.

Tumalon si Oranggu mula sa swing at hinarap ng tuluyan si Bana, "Hey, sorry na nga diba? Ano pa ba ang gusto mong gawin ko para mapatawad mo ako? Luluhod sa harapan mo? Bibigyan ka ng rosas araw araw? Ano?"

Biglang ngumiti si Bana, "Act like a monkey."

Hindi inaasahan ni Oranggu 'yung sinabi ni Bana kaya parang nabingi siya sa sinabi nito, "Ha?"

Inulit ni Bana 'yung sinabi niya, "I said act like a monkey."

"Hoy! Nang-aasar ka ba? Pinaglalaruan mo ba ako?!" gusto na talagang sapakin ni Oranggu ang babaeng nasa harap niya na nagpipigil ng tawa, bwisit talaga kahit kailan!

"Ayaw mo? Sige, edi huwag. Hindi kita mapapatawad kahit kailan at iiyak ako ng iiyak araw araw at sisisihan ka habambuhay dahil hindi ko nakamit yung pangarap ko!" she got him, in just a short time nahulaan na agad ni Bana ang weakness ni Oranggu at ito ay hindi kaya ng huli ang makakita ng babaeng umiiyak, gagawin nito ang lahat basta mapatahan lang ang kung sinumang babaeng nasa harap nito ang umiiyak. Hindi niya nga lang alam kung bakit ganoon na lang lumambot ang puso ni Oranggu sa kung sinumang babaeng umiiyak e wala naman sa itsura nito ang pagiging gentleman.

"Okay! Okay! Gagawin ko na!" nagpakawala muna ng malalim na hininga si Oranggu bilang pagsuko sa gustong ipagawa sa kanya ni Bana, nilagay niya ang isang kamao sa taas ng ulo niya at ang isa naman ay sa may tapat ng tyan niya at shineshake niya ito na parang isang unggoy tapos tumatalon talon pa siya habang magkalayo ang mga binti at paa niya.

"Kulang sa facial expression, I want a funny face! Gusto ko mukha ka talagang unggoy! Tapos gayahin mo rin 'yung sound ng mga unggoy," demand ni Bana at ginawa naman ni Oranggu, humaba ang nguso ni Oranggu habang paulit ulit sinasabing "huu huu haa haa", "Ok, try mong umikot."

Umikot si Oranggu pero pag harap niya nakita niyang may nakatapat ng cellphone sa kanya kaya tumigil siya sa pagtalon at itinuro ang cellphone na hawak ni Bana, "Hoy! Ano 'yan!"

Hindi mapigilan ni Bana ang tawa niya, "Wala!"

Lumapit si Oranggu kay Bana upang kunin ang cellphone, nahagip ng mata ni Oranggu ang screen ng cellphone ni Bana at nakita niyang naka-video mode ito. Kinukuhan siya ng video ni Bana habang mukha siyang engot na unggoy kanina! Nainis siya dito kaya pilit niyang kinukuha ang iniiwas na cellphone ni Bana.

"Hoy, akin na 'yan! Buburahin ko 'yang video!"

"Ayoko nga, nakakatawa ang itsura mo! Hahaha!" pilit iniiwas ni Bana ang cellphone niya mula sa mga kamay ni Oranggu habang tawa ng tawa.

"Akin na sabi!"

"Hindi pwede! Ise-save ko 'tong video tapos ipopost ko sa youtube! Ano ba! Hahaha!"

"Hoy aba! Napaka mo!"

"Hahaha---" dahil panay ang iwas ni Bana sa pang-aagaw ni Oranggu ng cellphone niya ay napa-urong siya bigla at nawalan siya ng balanse, naramdaman niyang tataob siya patalikod mula sa kinauupuang swing kaya napasigaw siya.

"O-oy Bana!" nabigla rin si Oranggu pero agad niyang nahalbot ang dalaga bago pa man mabaog ang ulo nito sa sahig, hinila niya ito ng malakas papunta sa kanya at napayakap si Bana sa kanyang dibdib habang ang bilis bilis ng tibok ng puso nito sa kaba. Ilang segundo silang nakatigil sa ganoong posisyon, walang umiimik, parehas na hindi pa nakakabawi sa pagkabigla sa pangyayari.

"A-ayos ka lang ba?" nagawang itanong ni Oranggu pagkalunok ng laway. Matagal bago nakasagot si Bana, tumingala siya kay Oranggu dahil mas matangkad ito sa kanya, nakapatong pa rin ang mga kamay niya sa malalapad na dibdib ng lalaki, "H-ha?"

Nung una parang medyo nalilito pa si Bana sa kaganapan pero nung mapagtanto niya kung nasa anong posisyon sila ngayon ni Oranggu ay tila napaso siyang lumayo agad agad sa lalaki at halos namumulang sumigaw, "Manyak! This is your second time hugging me, I can't believe this! Eew!"

"Ha?! Ako pa ang naging manyak? E ikaw itong nagpatong ng mga kamay mo sa dibdib ko at pinapakiramdam ang abs ko, hinila lang kaya kita para hindi ka mahulog!"

Mas lalong namula ang mukha ni Bana, pakiramdam niya kasing pula niya na ang kamatis, "W-what? Anong abs pinagsasasabi mo! Ang yabang, wala ka naman nun! Hmp! And I'm not touching you for your info!"

"Sabi mo e!" nag-kibit balikat na lang siya at tumalikod na, "Bye, uuwi na ako!"

"H-ha?" kinuha ni Bana ang bag sa gilid ng swing at dinampot ang nalaglag na cellphone sa sahig, inalis niya ang dumi sa screen, pwew! Buti na lang hindi nasira. Hinabol niya si Oranggu, "Oy, saglit lang!"

"Stalker ka ba? Bakit ka sumusunod sa akin?" patuloy pa rin sa paglalakad si Oranggu habang nakapamulsa, tinignan niya si Bana na naglalakad na sa may gilid niya habang nililinis pa rin ang nadumihang cellphone. Napatigil si Bana sa ginagawa at ini-angat ang tingin sa kanya, "Ang kapal mo talaga kahit kailan, hindi kita sinusundan, kailangan mo lang ako ihatid sa amin!"

"Ano ako, bodyguard mo? Wala naman magi-interest sa'yo dyan kahit loko loko sa itsura mong 'yan."

"Aba!"

"Tsk, mayaman ka naman a? Dapat may driver ka, magpahatid ka na lang sa driver niyo, may part time pa ako mamaya kaya gusto ko nang makauwi muna upang makapagpalit ng damit at makapagpahinga saglit."

"I don't need to call my driver, I live nearby. Diretso lang tayo tapos sa kanto doon na ang bahay ko pero sige na nga, I won't disturb you na. Bye!" aalis na sana si Bana pero tinawag siya ni Oranggu kaya lumingon siya, "Oy! Padiretso rin naman ang daan ko, sige na, hatid na kita hanggang inyo baka mambugbog ka pa ng magtatangka ng masama sa iyo."

"Hey! What do you think of me ha?" nakapameywang na sabi ni Bana habang nagsasalubong ang mga kilay, naglakad lang papunta sa kanya si Oranggu at inakbayan siya habang tatawa tawang ginugulo ang buhok niya, syempre nagreklamo siya, "Ano ba! Don't touch my hair and kailan pa tayo naging close, may pa-akbay akbay ka pa ha? Nananching ka lang e!"

"Feeling," pero kahit nagtatalo sila ni isa sa kanila ay walang nagtanggal ng kamay ni Oranggu sa balikat ni Bana.

"Bana."

"Hmm?"

"Gusto ko lang ipaalam sa'yo na sobrang pinagsisisihan ko ang ginawa ko sa'yo sa araw na ito, inaamin kong umastang parang bata talaga kami ni boss Pierce at dahil doon hindi ka napili ng sikat na pianist na iyon."

Kinuwento kanina ni Bana kay Oranggu ang nangyari at naging dahilan ng pag-iyak niya, noong 5yrs old siya nakatanggap siya ng isang napakagandang pianoforte bilang regalo mula sa mga magulang niya, simula noon na-inlove na siya sa pagtugtog ng piano, sobrang mahal niya ito sa kahit ano pa mang bagay sa mundo. Uma-attend

siya ng isa sa pinakamamahalin at pinakakilalang piano class sa bansa at noong isang linggo ay may dumating na isa sa pinakasikat at pinakamagaling na international pianist sa piano class nila at sinabi nitong kukuha ito ng tatlong pinakamagaling sa klase nila at isasama sa England upang turuan personally ng pagpa-piano at isali sa kung anu ano pang kilalang piano contest at may tsansa ring isama ang mga mapipili nito sa mga gaganaping concert nito. Lahat sa klase nila ay sobrang na-excite sa balitang iyon, binigyan sila ng kilalang pianist ng isang linggo upang magpractice and after a week, babalik daw ulit ito sa klase nila at papanuorin nito isa isa ang performance nilang lahat at saka pipili sa araw na iyon ng tatlong magugustuhan. Simula noon, todo practice na si Bana, pagkagising, sa hapon at bago matulog wala siyang inatupag kundi ang tumugtog ng piano. Determinado si Bana na mapili ng kilalang pianist, pangarap niya 'yun, pangarap niyang maging kasing-galing ng pianist na 'yun at makilala ang talento niya sa buong mundo. Dapat bukas pa ang balik ng kilalang pianist na iyon pero nabigla na lang si Bana na pagkatapos ng detention niya at papunta na sana siya sa piano practice niya ay nakatanggap siya ng text sa kasamahan niya sa piano class, ang sabi daw ay nagkaroon daw ng emergency sa schedule ng kilalang pianist bukas kaya nagdesisyon itong ngayon na lang pumunta sa class nila upang pumili. Gusto sanang humabol ni Bana sa piano class niya pero ang sabi sa kanya ng kaklase niya sa piano class ay tapos na raw ang audition at nakaalis na raw 'yung kilalang pianist, may napili na raw na tatlo sa klase nila. Parang gumuho ang mundo ni Bana nang marinig ang balitang iyon, nasayang lahat ng pinaghirapan niya, nawala ng parang bula ang pag-asa na matupad ang pangarap niya nang dahil lang sa isang oras na detention, ng dahil sa kagaguhan ng kaklase niyang nagngangalang Oranggu Tan. Sobrang hindi niya matanggap iyon kaya napaupo siya sa sahig ng corridor at walang tigil na umiiyak, pakiwari niya talaga nadurog ang puso niya sa nangyari, gustong gusto niya talagang mapili at mapasama sa England kasama ng sikat na pianist na iyon. Hindi siya makapaniwalang dahil lang sa isang oras, ang laki na agad ng nawala sa kanya.

"Hindi pa man kita napapatawad ng lubusan, sa tingin ko naman sooner or later makakalimutan ko na rin naman ang tungkol dito at makaka-move on. I don't need a famous international pianist to reach my dream!"

"That's the spirit," ginulo ulit ni Oranggu ang buhok ni Bana at tinaboy naman ng huli ang kamay ni Oranggu, "Atsaka atleast hindi mo na kailangang pumunta sa England at iwan ang mga taong mahalaga sa'yo dito, diba?"

"Tama," nginitian ni Bana si Oranggu na siyang ikinabigla ng huli, hindi niya inaasahan 'yung mga ngiting iyon na ipinakita sa kanya ng babae, pakiramdam niya magba-blush siya anytime. For once, nagkasundo sila sa isang bagay.

"Pero hindi pa rin talaga kita napapatawad ng lubusan kaya kailangang bilhan mo ako ng brownies everyday!" sabay behlat sa kanya ni Bana na syang nagpawala sa kung anumang namumuong damdamin na nagpapalito sa isip niya.

"Anong everyday ka dyan? May balak ka bang gawin akong pulubi, ha?!"

"Hmp! Ang dukha mo talaga ever, o sige na nga every month na lang!"

"Hanggang graduation lang 'yan ha!"

"Kung ga-graduate ka ba e," pang-aasar ni Bana sabay takbo sa may gate ng bahay niya, nakarating na kasi sila sa tapat ng bahay ni Bana, "Bleh!"

"Ewan ko talaga sa'yo, sige na alis na ako. Bye!" naglakad na paalis si Oranggu, sasarhan na sana ni Bana ang gate pero bigla siyang may naalala, "Oranggu!"

Lumingon ang lalaki sa kanya, "May itatanong lang ako, bakit ka nga pala umiiyak kanina noong yakap yakap mo ako? Was it your first time to hug a beautiful lady kaya napa-tears of joy ka?"

Gusto talaga siyang sapakin ni Oranggu pero nagpagil ito ng sarili at tumalikod na ulit habang wine-wave na ang kamay, "Naalala ko kasi ang nanay ko sa'yo kanina."

"Ha?" iyon lang ang huling salitang narinig sa may kalsada dahil hindi na sumagot pa si Oranggu at malungkot na naglakad na ito palayo.

Friday

"Bakit mo ba ako sinusundan?!" tumigil si Leaf sa paglalakad sa gitna ng kalsada at inis na sinigawan si Pierce. She's had enough of him, kanina pa siyang umaga sa pangungulit sa kanya, he kept on pursuing her and apologising. Tapos na ang klase nila and she's walking her way to the town center para mag-window shopping

muna mag-isa bago umuwi, wala kasi si Owen ngayon, hindi niya alam kung bakit basta naka-receive na lang siya ng text sa boyfriend na hindi ito makakapunta sa school niya ngayon para makipagkita, medyo nalungkot siya dun lately kasi parang dumadalang na lang yung pagkakataon na nagkikita at nagkakausap sila ng boyfriend pero inalis niya agad sa isip niya ang negative thoughts, alam niyang busy lang siguro ang boyfriend sa school.

"Nag-sorry na ako kay Bana, nag-alay na ako sa kanya ng isang box ng Baygon at pinrotektahan ko din siya, lahat ng lumalapit sa kanya sa araw na ito maliban sa iyo ay ini-spray-an ko ng Baygon sa mukha para makabawi sa kasalanang ginawa ko kahapon. Sabi ni Bana pinapatawad na raw niya ako at lumayas na raw ako sa harapan niya dahil mas lalo raw siyang nabibwisit sa mukha ko, ginawa ko iyon at napatawad niya na talaga ako Leaf pero bakit galit ka pa rin sa akin? Hindi ba nagalit ka sa akin kasi ginalit ko si Bana? Pero hindi na siya galit sa akin kaya sana pansinin mo na ako. Uy."

Lumuhod na si Pierce at kumapit sa binti ni Leaf, napasigaw si Leaf sa ginawa niya.

"Get off me!" pilit kumawala si Leaf, nang magawa niyang makaalis sa hawak ni Pierce ay tumakbo na siya para takasan ito pero paglingon niya ay nakita niyang sinusundan na rin siya ni Pierce.

"Potchiiiii~ Huwag mo akong iwan, sorry na talaga! Ajuju! Potchiiii~"

"Leave me alone!" binilisan pa ni Leaf ang takbo niya, nakakita siya ng likuan kaya inisip niyang lumiko doon pero hindi niya inaasahang pagliko niya ay may makakabunggo siya na dahilan upang mapaupo siya sa sahig.

"Sor--" hindi pa man siya nakakapag-sorry biglang hinigit na siya patayo sa may kwelyo nang nakabunggo niya. Isang malaking lalaki ang nasa harapan niya at may kasama pa itong apat na lalaki, nakasuot sila ng uniform ng ibang school, mukhang mainit ang ulo nila at ang sama ng tingin nila kay Leaf.

"Hoy, hindi ka tumitingin sa dinadaanan mo ha? Alam mo ba kung sinong binubunggo mo ha? Gusto mo bang masaktan?!"

"E-eh? S-sorry! Hindi ko sinasadya!" natatakot na si Leaf sa paraan ng pagsasalita ng kaharap niya at sa pagkakahawak nito ng mahigpit sa kwelyo niya.

"Sorry? Tsk, hindi kami tumatanggap noon. Hmm," bigla siyang pinagmasdan nito mula ulo hanggang paa na siyang nagpatindig ng mga balahibo niya, nagpalingon lingon siya sa paligid niya pero wala siyang makitang ibang taong dumadaan, "Hindi ako tumatanggap ng sorry, pero kung gusto mo, sumama ka sa amin ng mga kaibigan mo. Siguradong mage-enjoy ka."

Nanlaki ang mga mata ni Leaf nang ma-gets ang gusto nito at mas lalo pa siyang natakot nang dilaan nito ang gilid ng leeg niya kaya tuluyan na siyang napasigaw habang nakapikit, "Ahh! Tulong! Tulungan niyo ako!"

Boogsh!

Naramdaman na lang niyang nawala ang kapit sa may kwelyo niya at pagkabukas niya ng mga mata niya, may isang pamilyar na likod ang nakaharang sa harap niya upang protektahan siya. Nung iniipod niya sa gilid ang tingin niya, nakita niyang nakaupo na sa sahig 'yung manyak at inaalalayan ito ng isa nitong kasamahan upang tumayo.

"Hoy! Sino ka para lapastanganin ng ganoon si Leaf ha?! Anong karapatan mo para bastusin siya ng ganoon ha?"

Isa sa mga kasamahan noong bastos ay sinugod si Pierce at susuntukin sana, nakailag si Pierce at hinampas ito ng backpack saka sinipa. May isa na namang sumugod kay Pierce mula sa likod, hindi naka-ilag dito si Pierce at medyo napa-upo pero nakatayo agad siya at sinugod ito ng sipa at suntok. May dalawa pang pumapaligid kay Pierce, sabay sabay silang sumusugod dito kaya paikot ikot na umaatake si Pierce pero lamang ang kalaban niya kaya hindi niya kayang tapatan ang mga ito. Madalas siyang masuntok at masipa, pumutok na nga ang isa niyang labi pero hindi pa rin sumusuko si Pierce, kailangan niyang protektahan si Leaf. Si Leaf naman, sa kabilang banda, ay naiiyak na habang pinagmamasdan ang labanan, natatakot siya sa pwedeng mangyari kay Pierce, napupuruhan na ito at napagtutulungan ng limang tao, nagpalingon lingon siya at sumigaw ng tulong. Kakasigaw niya ay nakatawag rin siya sa wakas ng atensyon at may mga ilang tao na ang lumapit sa gulo upang pigilan ang limang kalaban ni Pierce na mabugbog pa siya. May dumating ring isang pulis, pagkarinig sa sipol ng pulis nagsitakbuhan 'yung limang nambugbog kay Pierce. Tinanong ng mga tumulong sa kanila kung ayos lang si Pierce, niyaya pa nga siyang dalhin sa ospital para gamutin 'yung mga natamong sugat pero ang sabi ay okay lang daw siya kaya inalalayan na lang siya ni Leaf at dinala sa bahay ni Leaf upang doon na lamang gamutin ang sugat dahil ayaw talaga ni Pierce magpagamot sa ospital, magbabayad pa raw kasi sayang daw e malayo naman daw sa bituka ang sugat niya, 'yun ang katwiran ni Pierce.

"Baliw ka talaga kahit kailan ano?"

"Ah-aray!" nilayo ni Pierce ang mukha sa cotton na hawak ni Leaf, kasalukuyang ginagamot ni Leaf ang mga sugat ni Pierce sa mukha gamit ang first aid kit na natagpuan sa may banyo ng kwarto. Nakaupo si Pierce sa may lamesa sa gilid ng lababo habang nakayuko siya upang maabot ni Leaf ang mukha niya.

"Ano bang pumasok sa kokote mo at pinatulan mo 'yung limang iyon? Feeling Rambo ka ba? Gets kong mahilig ka sa pakikipag-away pero hindi ba sa tingin mo nasobrahan ka sa panunuod ng action movies at feeling mo kakayanin mong patumbahin 'yung limang iyon?" diniinan pa ni Leaf ang cotton sa sugat ni Pierce para matauhan ang huli na sa susunod wag magpapadalos dalos.

Nag-pout lang si Pierce, "Kahit sampu pa sila, hindi ako matatakot sa kanila."

"Ang yabang mo talaga, tignan mo nga sugatan ka! Bugbog sarado ka na nga, kung hindi pa dumating ang tulong baka namatay ka na sa ginawa nila o kung hindi man ay bali bali na mga buto mo!"

"Hindi naman ako natatakot sa dami ng kalaban ko o sa dami ng sugat na matatamo ko, mas nakakatakot kaya kung may ginawa silang masama sa'yo," yumuko si Pierce at ini-sway ang mga binti saka tumingala ulit upang makita ang mga mata ni Leaf, "Nung makita kong hawak niya ang kwelyo mo at dinilaan niya ang leeg mo at nung makita ko ang takot sa mukha mo, nagdilim na lang ang paligid ko at sinugod sila. Hindi ako takot sa kanila, takot akong saktan ka nila."

Palaging nakikita ni Leaf bilang isang makulit, magulo at tambay na mahilig makipag-away lang si Pierce pero ngayon nung sinabi ni Pierce ang mga bagay na iyon sa isang nagaalalang mukha hindi mapigilan ni Leaf na lumambot ng tuluyan ang puso sa lalaki, feeling niya nakakakita siya ng puppy sa harapan niya. Isang cute na ligaw na tuta, hindi niya tuloy napigilan ang ngumiti at guluhin ang buhok ng lalaki.

"Ang cute mo."

Nag-light up ang mukha ni Pierce at tinanong, "Mahal mo na ako?"

Tumawa si Leaf, "Sira, sabi ko ang cute mo."

"Edi crush mo ako? Gusto mo pakasal na tayo? Bukas? O mamaya? Pagkatapos ng hapunan? Honeymoon?"

Napailing na lang si Leaf, "Hindi, magkaibigan tayo diba?"

Kahit hindi "PA" siya mahal o crush ni Leaf, masaya na si Pierce sa narinig kasi ang ibig sabihin lang ng huling sinabi ni Leaf ay pinapatawad na siya nito sa ginawa niya kay Bana kahapon at magkaibigan na ulit sila. Sa tuwa ni Pierce yayakapin niya sana si Leaf kaso biglang tumunog ang cellphone ni Leaf na nakapatong sa kabilang lamesa, inabot ito ng babae kaya naman imbis na mayakap ni Pierce si Leaf ay hangin ang nayakap niya at natumba siya sa sahig. Napalingon sa kanya si Leaf bago sagutin ang telepono, "Ayos ka lang ba? Gusto mo bang mag-swimming? Bakit nagda-dive ka dyan?"

Napatayo si Pierce at hawak hawak ang nasaktang mukha habang umiiling, nag-kibit balikat na lang si Leaf at sinagot ang tawag.

"Hello babe! I'm so glad you called, bakit nga pala hindi mo ako napuntahan sa school kanina?"

Nagpanting ang tenga ni Pierce, si Owen ang kausap ni Leaf. Bumalik siya sa pagkakaupo sa may lamesa at kumuha ng cotton at ginamot ang sariling sugat sa mukha habang nakaharap sa salamin sa may likuran.

"Oh I see," narinig niyang lumungkot ang boses ng babae, "Miss na kita babe."

Napa-aray si Pierce habang pinapahid ang cotton na may betadine sa may sugat sa pisngi.

"Bukas? Sana hindi ka na busy bukas," tumahimik saglit ang babae, "Sige babe. Pahinga ka na, I love you. Bye!"

"Aray!" napa-aray si Pierce at hinagis 'yung cotton. Nasaktan siya, parang may hapdi siyang naramdaman hindi sa mukha kundi sa may puso nang marinig ang huling sinabi ni Leaf bago ibaba ang telepono.

"Ayos ka lang ba, Pierce?" tanong ni Leaf nung makalapit sa kanya, kumuha ng band-aid si Leaf at inilagay sa may pisngi niya habang nakayuko siya. Tinitignan ng mga mata niya si Leaf nang malapitan, ang ganda talaga nito, ang bait pa at maalaga. Habang ginagamot ni Leaf ang pumutok niyang labi, iniisip niya na sana siya na lang talaga ang boyfriend nito.

"Boyfriend mo 'yung tumawag?" tanong ni Pierce. Ngumiti si Leaf habang ginagamot pa rin ang labi ni Pierce, "Yup."

"Mahal mo siya?"

Natawa si Leaf, "Ano ba namang tanong 'yan, syempre oo."

"Anong klaseng boyfriend siya?"

"Hmm," halos tapos na si Leaf sa pag-gamot sa kanya, "Una sa lahat, gwapo siya. Hihi! Gentleman, mabait, masipag, matalino at magaling pa sa basketball! Tapos mayaman pa siya!"

"Kailangan ba mayaman ang isang lalaki para magustuhan mo?"

Umiling si Leaf, "Hindi nuh, bonus lang 'yun kay Owen but for me, hindi mahalaga kung mayaman siya or gwapo, basta tapat siya at mahal niya ako masaya na ako."

"Ganun ba ang ideal guy mo?"

"Yup, gusto ko ng lalaking papahalagahan ako at hindi ako sasaktan."

Tinaas ni Pierce ang kamay niya, "Ako! Ako ang lalaking papahalagahan ka at hindi ka sasaktan!"

Tumawa si Leaf at hinampas sa balikat si Pierce, napa-aray si Pierce kasi nasuntok iyon at nag-sorry naman agad si Leaf, "Ano ka ba, may Owen na ako."

"Pero ako walang Leaf, ang daya," sabay pout ni Pierce. Ginulo lang ulit ni Leaf ang buhok niya kaya napayuko siya, "Pierce, makakahanap ka rin ng babaeng mamahalin mo na mamahalin ka. Hindi ako pwede kasi alam mong may mahal na ako at isa pa, magkaibigan tayo diba?"

"Basta pag break na kayo ni Owen, ako na ang boyfriend mo ha!" parang batang sabi ni Pierce. Umiling na lang si Leaf habang inaayos ang first aid kit at ibinabalik sa cabinet na pinagkuhanan. Hindi nagtagal ay nagpaalam na si Pierce na aalis na siya, hinatid siya ni Leaf hanggang gate nila.

"Salamat Pierce."

"Hindi ako ganoong ka-gentleman, hindi ako mabait, hindi ako masipag, hindi ako matalino, hindi ako kagalingan sa basketball at hindi ako mayaman katulad ni Owen pero tandaan mo na kahit gwapo lang ako sasabihin ko sa'yong ngayon lang ako nagkagusto sa isang babae at alam kong tapat ako sa babaeng iyon at hindi ko siya sasaktan kailanman dahil alam kong kapag sinaktan ko siya parang sinaktan ko na rin ang sarili ko."

Nginitian lang ni Leaf ng malambing si Pierce, "Siguro nga Pierce. Kahit creepy ka minsan, kapag nagmahal ka naman talaga, todo todo. Swerte mamahalin mo, swerte ako pero alam kong mas may iba pang dapat makatanggap ng swerte ng pagmamahal mo. Kahit ilang beses ka pang magtapat sa akin, hindi ko talaga matatanggap ang nararamdaman mo dahil may boyfriend na ako. Pero thank you, thank you sa maraming bagay. Thank you for saving me twice, thank you for your feelings, thank you for taking care of me."

Binuksan ni Pierce ang backpack niya at sinuot ang cap niya upang takpan ang naiiyak niyang mukha, ewan niya ba pero nasasaktan siya. First time niya talaga makaramdam ng sakit na tulad nun, sakit na hindi niya nakuha sa pakikipagbugbugan o sa kung anumang pisikal na sugat, 'yung sakit na nararamdaman niya ay nanggagaling sa loob niya, sumisikip ang dibdib niya at parang natotorture ang isip niya sa sakit na nararamdaman niya.

"Sige na nga, bye bye na," tumalikod na si Pierce at inalis ang cap sa umiiyak na mukha at isinuot sa ulo, nagwe-wave ang isang kamay niya habang ang isa niyang kamay ay marahas na pinupunasan ang mga luha niyang tumutulo na tila luha ng mga batang hindi nakuha ang gusto. Lahat ng gusto ni Pierce ay lagi niyang nakukuha, kapag hindi niya nakuha ay dinadaan niya sa dahas o pananakot, pero para kay Pierce, itong pangyayaring ito ang kauna-unahang pagkakataon na hindi niya nakuha ang gusto niya at wala siyang balak daanin sa dahas upang makuha ito dahil ayaw niyang masaktan ang gusto niyang makuha. "Pagpapahalaga", isang bagong salita na nadagdag sa bokabularyo ni Pierce. Sa isip isip ni Pierce, ganito pala kapag may pinapahalagahan ka, nasasaktan ka. Dinaig pa ng pag-ibig na ito ang lahat ng gulo at pakikipagbugbugan na sinalihan niya, ni hindi pa siya nahahawakan ng pag-ibig pero pakiramdam niya halos sampung suntok na ang natanggap niya mula dito. Letse.

Naglalakad na siya pauwi, madilim na sa daan, wala na masyadong tao sa kalsada.

"Tignan mo nga naman, nagkita ulit tayo."

Anak ng tipaklong! Sila na naman, yung limang asungot kanina. Bakit kailangang makita niya pa ulit ang pagmumukha ng mga syokoy na ito? Kapagka nga naman minamalas!

"Mga bading ba kayo? Sinusundan niyo ba ako? Stalker ba kayo? May crush kayo sa akin ano?"

"Aba't! May lakas ng loob pa mang-asar itong isang ito a!" inis na sigaw ng mukhang leader ng limang iyon, "Hindi ka pa ba nadadala kanina? Kung walang pumigil sa amin kanina, hindi lang 'yan ang natamo mo."

"Ows? Hindi nga masakit mga suntok niyo e, sigurado bang mga lalaki kayo? Mga bading ata kayo e," kahit alam ni Pierce na wala siyang laban sa mga kaharap niya, ayaw niyang magpaka-duwag at idadaan niya na lang sa pang-aasar.

"Bading pala ha? Eto, tikman mo!" susuntukin sana siya pero nasambot niya ang suntok na iyon pero kahit napigilan niya iyon, may dumating naman na isa pang suntok sa tagiliran niya galing sa isa pa sa kanila. Pinagtulungan na naman siya, pilit niyang lumalaban pero wala talaga, hindi niya kaya ang limang 'yun. Nagbukas na naman ang mga sugat na kanina lang ay ginamot ni Leaf, nadagdagan pa. Halong laway at dugo na ang dinudura niya. Hindi na siya makatayo pero patuloy pa rin siyang tinatadyakan ng mga iyon hanggang sa magsawa at umalis na pagkatapos bantaan.

Naiwang nakalupasay si Pierce sa kalsada. Namahinga muna siya saglit bago niya pinilit ang sariling tumayo, bawat hakbang niya may nararamdaman siyang sakit. Kailangan niyang makauwi agad kaya dumaan siya sa isang madilim na eskinita bilang shortcut, habang naglalakad siya sa may eskinita ay napatigil siya sa may kanto nito at sumandal muna sa pader dahil sobrang sakit na ng katawan niya pero habang nakatigil siya doon may narinig siyang pamilyar na boses kaya sumilip siya mula sa may eskenita, nakita niyang sa kanan ay may dalawang tao na naglalambingan sa tapat ng bahay.

"I'm going, babe."

"Thank you for today, babe," sabi nung babaeng nasa may tapat na ng nakabukas na gate sabay hinalikan sa labi ang lalaking nakahawak sa may bewang niya. Pagkatapos ng mainit at mahabang halik ay naghiwalay na sila, pumasok na ang babae at naglakad na palayo ang lalaki.

Ayos ah, sarkastikong sabi ni Pierce sa sarili habang nakahawak sa nasaktang tyan mula sa mga tadyak na natanggap kanina. Iyon ba ang mabait? Gentleman? Tapat magmahal? Psh! Hindi na nga gwapo, manloloko pa!

"Kung hindi lang ako bugbog sarado, sinugod na kita Owen Cortez," inis na sinuntok ni Pierce ang pader sa harapan niya. "Mas mukhang matino ka sa akin sa panlabas na anyo pero kung titignan talaga, mas sira-ulo ka sa akin!"

Hindi na kinaya ng katawan ni Pierce ang sakit kaya unti unti ng umiikot ang paningin niya hanggang sa matumba siya sa malamig na sahig at nagdilim ang paligid. Ang huling nakita niya sa isip niya bago mawalan ng malay ay ang nakangiting mukha ni Leaf kanina habang sinasabing,

"Gusto ko ng lalaking papahalagahan ako at hindi ako sasaktan."

Sigurado siyang hindi si Owen Cortez 'yon.

# IKA-PITONG KABANATA

"Pierce!" nanlaki ang mga mata ni Leaf nang makita niyang pumasok ng classroom nila si Pierce na may benda sa kanang kamay at naka-suporta naman ang kaliwang kamay sa isang saklay, mukhang nabalian ito ng isang paa at hirap maglakad, puro sugat din ang mukha nito at maitim ang gilid ng isang mata nito. Nilapitan agad ni Leaf si Pierce, "Anong nangyari sa'yo? Hindi naman ganyan kalala ang kundisyon mo noong huling magkita tayo ah?"

"Nadapa lang ako," pagtanggi ni Pierce sa tanong ni Leaf, nakikita niya kasing nag-aalala sa kanya ang babae kaya ayaw niyang sabihin dito na nakasalubong niya ulit 'yung limang nakaaway nila baka kasi sisihin pa nito ang sarili at isiping kasalanan nito ang nangyari sa kanya. Ok na siyang makitang nag-aalala ang babae para sa kanya, feeling niya worth it lahat ng sakit sa katawan na nararamdaman niya sa pag-aalala sa kanya ni Leaf.

"Nadapa? Anong klaseng pagkakadapa ang nangyari sa'yo para magka-ganyan ka? Magsabi ka ng totoo!"

"Nadapa nga ako sa isang pababang daan, ayun nagpagulong gulong tuloy ako at habang gumugulong ako sa kalsada nagpa-untog untog ako sa mga bagay bagay na parang isang pinball."

"'Yung seryoso Pierce, binalikan ka ba nila?"

Hindi na nakasagot si Pierce dahil biglang dumating sa likod niya si Oranggu na may dalang balita, "Boss, pinapatawag ka raw sa principal's office."

"Ha? Bakit daw?" si Leaf ang nagtanong.

"Ewan, nautusan ako ng isang teacher natin noong naglalakad ako sa corridor papunta dito sa classroom na sabihin sa'yo boss na pinapatawag ka nga daw sa principal's office. Gusto mo samahan kita?"

Ganoon na nga ang nangyari, sinamahan ni Oranggu si Pierce para na rin maalalayan ito sa paglalakad, medyo hirap kasi siya sa paglalakad hindi lang dahil sa may bali siya sa binti kundi masakit din halos ang buong katawan niya. Noong mawalan siya ng malay sa kalsada, nagising na lang siya pagkatapos sa isang kwarto ng ospital, may nakakita daw kasi sa kanya sa kalsada at isinugod nga siya sa ospital. Nalaman din agad ito ng mga magulang niya at pinuntahan agad agad siya sa ospital na kinalalagyan niya. Buhay pa naman siya at wala namang sobrang grabeng nangyari sa kanya bukod sa ilang bali na pwedeng gumaling sa loob ng ilang araw o mga dalawang linggo. Nakalabas din naman agad siya ng ospital pagkatapos siyang magamot, napagalitan pa siya ng mga magulang niya at sinabi sa kanyang itigil na nga raw kasi niya ang pakikipag-away dahil baka ikamatay na niya

talaga iyon, hindi na raw siya bata para mag-feeling siga. Dinipensahan naman niya ang sarili sa mga magulang na hindi naman siya ang nauna e, pero binatukan lang siya. Sugatan na nga, nabatukan pa.

"HA?! KICKED OUT?!" sabay pang sumigaw sina Pierce at Oranggu pagkarinig ng sentensya ng principal kay Pierce. Kaya pala siya pinatawag ay dahil nakarating sa principal ang pangyayaring bugbugan noong Friday, may nakakita raw na taga school nila at nakuhanan ng litrato ang pangyayaring 'yun kung saan nakahawak siya sa kwelyo ng isa sa mga lalaki at susuntukin ito pero walang larawan na nagpapakitang siya ang nabugbog kaya hindi niya madipensahan ang sarili niya na hindi naman siya ang nauna.

"The decision is final, alam mong tinanggap ka namin dito sa kabila ng hindi kagandahang record mo sa mga nakaraang schools mo sa ilang mga kundisyon at ang isa doon ay hinding hindi ka makikipag-away at gagawa ng gulo sa labas at loob ng paaralan."

"P-pero..." pinatong ni Pierce ang isang kamay sa lamesa ng principal at lumapit dito, "Ako ang binugbog nila, hindi mo ba nakikita ang itsura ko? Bali bali na nga ang buto ko tapos maki-kick out pa ako?!"

"Oo nga naman principal," sinusubukan din ni Oranggu na mapaki-usapan ang principal nila.

"Pero in this picture," tinaas ng principal 'yung picture na ibinigay ng isang studyante, "Kitang kitang nanununtok ka sa kalsada at suot suot mo pa ang uniform ng ating paaralan."

"Syempre manununtok talaga ako para dipensahan ang sarili ko! Lima kaya sila, isa lang ako alangan namang magpa-bugbog ako ng walang laban?!" naiinis at nafu-frustrate na rin si Pierce sa pagpapaliwanag.

"I'm sorry pero wala kang sapat na ebidensya para masabing self defense lang talaga ang ginawa mo, it could be a good excuse para hindi ka ma-kick out."

"But..."

"Boss," pinatong ni Oranggu ang kamay sa balikat ng frustrated na kaibigan, "Kalma lang, napapa-english ka na."

Sa kabilang banda...

Nagsimula na ang klase at hindi mapakali sa upuan si Leaf, nagtataka siya kung bakit biglang pinatawag si Pierce sa principal's office, ipinagtataka niya rin kung bakit parang mas lalong dumami ang mga sugat nito. Hindi kaya binalikan siya nung limang 'yun? Naisip ni Leaf.

"Okay class, turn your books to page 146..."

Paano kung ipinatawag siya dahil sa nangyari noong Friday?

"Ms. Tea, please answer question # 3 in your book."

Pero bakit kailangan pa siyag ipatawag? Don't tell me isu-suspend nila siya dahil nahuli siyang nakikipag-away?

"Ms. Tea."

Pero nakipag-away lang naman siya to protect me diba? Naku, hindi siya pwedeng masuspend dahil wala naman siyang ginawang masama. Dahil sa akin nasaktan na nga siya, masu-suspend pa siya. Nagu-guilty ako!

"Ms. Tea!!!"

"Ah!" nabigla si Leaf nang makita niyang nasa harapan na niya ang teacher nila na nakapameywang at sinisigawan na siya for not being attentive sa class.

"What's happening to you, Ms. Tea? Kanina pang absent 'yang isip mo dito sa klase."

"Umm, maam ano po," hindi mapakali si Leaf, "Pwede po ba akong pumuntang cr?"

Nagpakawala ng buntong hininga ang kanyang teacher, "You guys know na you can't go the cr sa 1st period pero sige, mukhang kanina ka pang hindi mapakali, you might not be feeling well kaya sige pumunta ka ng cr."

"Thank you po!" tumayo na si Leaf at tumakbo palabas ng classroom. Nagmadali dali siyang nagpunta sa may pricipal's office, hindi niya alam kung bakit sobra sobra siyang nag-aalala para kay Pierce. Nag-aalala siguro siya ng ganun dahil alam niyang siya ang dahilan kung bakit nangyayari ang mga hindi magagandang bagay kay Pierce.

"Excuse me po," kumatok ng tatlong beses si Leaf bago niya buksan ang pinto at pumasok ng principal's office, lumingon sina Pierce at Oranggu sa kanya, nanlaki ang mga mata nila nang makita siyang pumapasok.

"L-Leaf, anong ginagawa mo dito?" tanong ni Pierce.

"Excuse me, who gave you the permission to come in?" tanong naman ng principal.

"Good morning po," magalang na bati ni Leaf, "Kaklase po nila ako, gusto ko lang po malaman kung bakit niyo ipinatawag dito si Pierce Useda? May kinalaman po ba ito sa nangyari noong Friday?"

"Yes, maki-kick out siya."

"Po?!" hindi makapaniwala si Leaf, akala niya masu-suspend lang pero mas malala pa pala, "Bakit naman po expulsion agad? Hindi po ba dapat suspended lang? Dahil po ba sa nakipag-away siya? Pero parang ang harsh naman po kung iki-kick out agad siya."

"Tinanggap namin si Mr. Useda sa paaralang ito sa kabila ng hindi niya magagandang records sa mga nakaraang paaralan na pinasukan niya sa kundisyong hindi siya makikipag-away sa loob at labas ng paaralang ito at dahil sinuway niya iyon ay awtomatikong masisipa siya paalis sa paaralang ito."

"Ms. Principal, 'wag niyo pong gawin iyon, ako po ang dahilan kung bakit napa-away siya. He was just doing it to save me!" nag-angat ng isang kilay ang principal sa narinig, tinignan niya si Pierce dahil wala itong nabanggit sa kanya tungkol sa pag-sagip sa dalagang ito kaya siya napa-away, "Noong Friday po kasi may nakabangga akong limang lalaki at nagalit sila sa akin at hinigit nila ako sa may kwelyo ko, ang sama po ng tingin nila sa akin at parang may gusto silang gawing masama sa akin pero dumating po si Useda at inilayo ako sa humawak sa kwelyo ko. Doon na po nagsimula ang away dahil ayaw magpa-awat nung limang lalaki, gusto lang talaga akong iligtas ni Useda kaya siya nakipag-away."

"Hmm, nabanggit sa akin ni Mr. Useda na nakipag-away lang siya for self defense pero hindi niya nabanggit sa akin ang pagligtas tungkol sa'yo. Sa picture na natanggap ko ay wala ang itsura mo sa paligid ng awayang naganap kaya mahirap paniwalaan ang sinasabi mo. Maaari kasing imbentong kwento lang ito upang hindi masipa paalis si Mr. Useda, oo valid reason 'yun kung sakali pero kailangan ko ng ebidensya."

"Paanong ebidensya?" sabay sabay pa silang nagtanong.

"Kung madadala niyo sa akin bukas ang limang lalaking nasa picture at mapapa-amin niyo sila na sila ang nagkamali ay maaaring hindi na makick out si Mr. Useda at ma-suspend na lamang ng tatlong araw."

Lunch break

"Haay, kailangan nating mahanap 'yung limang 'yon," saad ni Leaf habang binubuksan ang lunchbox niya. Sa may classroom silang tatlong kumakain ng lunch, binilhan ni Leaf ng lunch si Pierce sa canteen para hindi na ito mahirapan pa dahil sa mga bali nito, nakaupo siya sa upuan niya at katabi niya si Pierce habang si Oranggu ay humigit ng silya sa likod at nakaupo sa tapat nilang dalawa, pinagdikit nila ang table kung saan nakalagay ang mga pagkain at inumin nila. Nagtataka ang ilang mga kaklase nila na naiwan ding kumakain sa classroom kung bakit siya nakaupo at kumakain kasama ang dalawang delingkuwente ng klase nila. Wala naman para sa kanya ang umupo at makisalimuha sa dalawang ito dahil alam naman niyang hindi sila kasing-sama ng itsura nila. Medyo gago, pero mababait. Ang labo, pero basta hindi sila masama.

"Madali lang naman silang hanapin, alam naman natin kung saan sila nag-aaral dahil sa uniform na suot nila," binuksan ni Oranggu ang tupperware ng pinrepare niyang lunch box sa bahay, "Ang mahirap ay ang papuntahin sila dito sa school at paaminin sa ginawa nila."

"Tawagin na lang kaya natin ang buong The Pogi Gang para puntahan sila at abangan sa labas ng gate ng school nila? Bugbugin natin sila tapos kaladkarin natin dito sa school para mapa-amin?" tapos lumingon si Pierce kay Leaf at ibinuka ang bibig, "Ahhh~"

Sinusubuan siya ni Leaf dahil may bali siya sa kamay, si Leaf ang nagpresintang gawin 'yun para man lang daw makabawi sa kanya. Ayeeee, magpapabugbog na lang siya araw araw kung makakakuha naman siya ng special treatment sa kanyang minamahal na Potchi!

"Pero hindi kayo pwedeng mambugbog o makipag-away ulit, kaya nga maki-kick out ka Pierce dahil sa nakipag-away ka tapos makikipag-away ka na naman ulit? Hindi ka makakaalis sa gulo kung ganyan ang gagawin niyo," sambit ni Leaf pagkasubo ng kanin sa kuntentong kuntentong si Pierce.

"Tama ka nga dyan," napa-isip si Oranggu.

"Edi sina A, B at C na lang utusan nating bumugbog sa kanila!" suhestiyon ni Pierce.

"Mas maganda sana kung hindi na kayo gagamit ng dahas," nakasimangot na sabi ni Leaf, "I mean why do you guys like fighting so much? And you even have a gang, what's that for? Ano ba mapapala niyo dun?"

"Kapag nakikipag-away kasi kami lalaking lalaki ang pakiramdam namin!" proud na sabi ni Pierce.

"Ha? Iyon lang ba ang paraan para mapatunayan niyong lalaki kayo?"

"Uhh... oo?" hindi rin siguradong sagot ni Pierce, "Ang cool kaya kapag nakikipag-suntukan ka!"

"Cool?" hindi makasunod si Leaf sa logic ni Pierce.

"Yup! Hindi ba kayong mga babae mahilig kayo sa mga gangster? Sa mga bad boys?"

"Eh?"

"Isang beses kasi nakabasa ako ng mga manga ng nakababata kong kapatid na babae--"

"May kapatid ka?!"

"Yup, si Pear. Mahilig 'yun sa manga, 'yung mga love story ba. Isang araw wala akong magawa tinry kong basahin 'yung manga niya, tungkol sa isang gangster 'yun tapos pinagkakaguluhan 'yung gangster ng mga babae kasi ang cool daw, gwapo, mga ganun ba. Tapos nakabasa pa ako ng ilang mga manga niya, puro bad boys 'yung mga bida at napansin kong 'yung mga babae sa manga doon ay patay na patay sa mga bad boys, ni hindi nga nila pinapansin 'yung mga good boys kaya simula noon sinabi ko sa sarili kong gusto ko ring maging bad boy at magkaroon ng sariling gang kaya binuo ko kasama ni Oranggu ang The Pogi Gang dahil feeling ko ang cool cool talaga magkaroon ng gang."

"Pff," pinipigilan ni Leaf ang 'wag matawa, "Ano ka ba! Nagpapaniwala ka sa mga binasa mo! Oo, sa fiction ang mga bad boys ay attractive kasi alam naming mga girls na babait sila kapag nakahanap sila ng babaeng magugustuhan nila, 'yun ang dahilan kung bakit naku-kyutan kami sa mga bad boys sa mga kwento. At saka isa pa, sa mga kwento kasi syempre exaggerated na 'yung mga description sa kanila nuh na tipong kahit pala-away sila, ang gwapo gwapo pa rin nila at ang kinis kinis pa! Tipong walang sugat, walang black eye pagkatapos makipag-away. Pero sa real life kapag nakakita kami ng gangster, hindi kami kikiligin nuh! Matatakot kami syempre! Real life na 'yun! Hahaha! You really got the whole idea wrong all this time, hindi cool ang maging isang gangster o bad boy, mas lalong hindi cool ang nakikipag-away kaya you guys better stop fighting. Hindi kayo characters sa isang libro kung saan kahit makipagsuntukan kayo, kinabukasan magaling na agad kayo. Look oh, may black eye ka pa nga."

"Ha?" naguguluhan pa rin si Pierce, "Pero ayaw mo ba sa mga bad guys na tulad ko? Malakas ako, kaya kitang protektahan! Hindi ba't gusto nyo ang ganun? Hindi ba ganun ang type niyong mga babae?"

"Para sa akin, ayaw ko ng lalaking pala-away, hindi ko kailangan ng lalaking malakas, hindi importante sa akin kung may muscles o wala, kung kayang magpataob ng sampung lalaki o hindi, ang gusto ko lang ay isang lalaking kayang protektahan ang puso ko, iyong hindi ako papaiyakin. Iyon ang type ko."

Hindi na naka-imik pa si Pierce nang masilayan niya ang isang napakagandang ngiti sa mukha ng pinakamagandang babaeng nakita niya. Bakit kahit ilang beses na siyang ni-reject ng babaeng ito ay ayaw pa rin sumuko ng puso niya? Imbis na mawala ang pagtingin niya dito ay mas lalo pang lumalakas ang nararamdaman niya para sa babae araw araw.

"Wow Leaf, ang deep."

Sinapak ni Pierce si Oranggu na sinira ang moment nila ni Leaf. Naibuga tuloy ni Oranggu ang nginunguya niya.

"Boss, bakit?!" sabay sabay pang sigaw nina A, B at C pagkabanggit ni Pierce na simula ngayon ay wala ng "The Pogi Gang".

"Hindi ba't sinabi ko na sa inyong ayoko ng makipaglaro sa inyo? Binuo natin itong gang na ito noog mga elementary pa tayo para magmukhang cool at siga pero malalaki na tayo ngayon, sa tingin ko oras na para itigil na natin ang larong ito. Kailangan na nating lumaki, maging matinong mamamayan at maging normal na nilalang."

"Sus! Maniwala kayo dyan kay boss, wala yang balak tumino at maging isang normal na nilalang, kaya niya lang gustong buwagin ang The Pogi Gang ay dahil ayaw ni Leaf sa mga lalaking mahilig makipag-away, hindi rin ito

attracted sa mga bad guys o sa mga gangsters tulad sa mga love stories na nabasa ni boss sa shoujo manga ng kanyang nakababatang kapatid."

Hinablot ni Pierce si Oranggu at niwrestling ito sa sahig ng bahay ni A, dun kasi sila nagmemeeting - farewell meeting ng gang.

"Ang epal epal mo talaga Oranggu!"

"Boss," naiiyak na sumingit si B, "Pero kailangan ba talaga nating buwagin ang gang dahil lang sa isang babae? Parang kahapon lang boss magkakasama pa tayong kinaladkad 'yung limang iyon at binlackmail sila para mag-confess sa principal nyo."

Totoo iyon, pagkatapos ng klase ay inutusan ni Pierce sina A, B at C na makipagkita sa kanya sa tapat ng gate ng school ng mga bumugbog sa kanya kahapon. Nakilala kasi ni Oranggu sa uniform ng mga iyon kung saan sila pumasok. Ang plano nila ay walang dahas na magaganap dahil bukod sa ayaw ni Leaf ay mawawala ang chance nya na maibaba sa isang suspension ang parusa sa kanya ng principal nila. In some ways ay nagawa nilang maloko ang limang lalaki na pumunta sa isang karaoke bar, they used A's contacts to lure those guys, marami kasing magagandang babaeng kakilala si A. Nang mayaya ng mga babaeng kinontak nila ang limang lalaki sa may karaoke bar ay nilagyan nila ng pampatulog ang mga inumin ng mga ito at pinaalis na 'yung mga babae. Nung magising na 'yung limang lalaki ay binlackmail nila ang mga ito, sinabi nilang kinuhanan nila ng hubad ang mga

ito habang may mga guri guring make up ang mga mukha na inilagay nila Pierce habang natutulog ang mga ito, ang sabi ni Pierce ay kailangan nilang aminin sa principal ng Infinty College na sila ang nagsimula ng gulo at self defense lang ang ginawa niya. Wala ng nagawa ang lima kundi sumunod, kinaladkad sila nina Pierce pabalik ng Infinity College at umamin sa principal. Tinawagan ng principal ang school ng limang iyon para ma-expelled sa ginawa nila habang si Pierce ay nabigyan lang ng 3 day suspension. Masayang masaya na sila doon dahil atleast hindi na kailangan ma-expelled ni Pierce.

Ito ang first day ng suspension niya, wala siyang ginawa sa bahay buong araw kaya nagkaroon siya ng maraming oras para pag-isipan ang mga bagay bagay hanggang sa naalala niya ang mga sinabi ni Leaf. Gusto niyang magbago para kay Leaf, gusto niyang maging ideal guy nito, gusto niyang mapansin siya ni Leaf, gusto niyang tignan siya ni Leaf bilang isang lalaking kayang protektahan ang puso niya. At ang unang daan para mangyari iyon ay buwagin ang "The Pogi Gang".

"A, B, C at Oranggu," inalis ni Pierce ang pagkaka-ipit niya kay Oranggu, "Nagpapasalamat ako sa lahat lahat ng ginawa niyo, nagpapasalamat ako dahil itinuring niyo akong boss---"

"Kahit wala kang kwenta at walang isip na boss," pag-sang ayon ni Oranggu.

"Ihanda mo na ang kabaong mo mamaya Oranggu," naiinis na sabi ni Pierce. Nagkibit balikat lang si Oranggu, "Boss mahal ang kabaong, wala akong pambili."

Hindi na lang pinansin ni Pierce ang pang-aasar nito at pinagpatuloy ang sinasabi kanina, "Salamat sa lahat ng pinagsamahan natin, sa lahat ng suntok, sugat at kalokohan na pinagsaluhan natin. Pero kailangan na talaga nating buwagin ang gang, oo ginagawa ko ito dahil kay Leaf. Gusto kong ipaalam sa inyo na simula nang makilala ko siya ginusto kong magbago. May napagtanto ako, naisip kong malaki na tayo mga pre, pambata nga lang talaga itong pagfi-feeling nating maging gangster. Saka mga pare, nagsisimula na rin akong makaramdam ng hiya sa mga ermats at erpats ko, pinagsabihan nila ako nung isang araw sa ospital. Pero kahit galit sila sa ginagawa ko, pinagtatyagaan pa rin nila ako, inaalala at nag-aalala pa rin sila sa akin. Lagi na lang akong nagloloko pero hindi pa rin nila ako itinataboy, naisip kong oras na para bawasan ko ang sakit ng ulong ibinibigay ko sa kanila. Try kong grumaduate mga pare kaya sana kayo rin."

"B-boss!" pare parehas naiiyak sina A, B at C sa mga sinabi niya. They really admire their stupid boss.

Nilapitan siya ni C at hinawakan ang mga kamay niya, "Boss, ito ba ang nagagawa ng love? Ito ba ang tinatawag nilang inspiration?"

Mas hinigpitan pa ni Pierce ang hawak ni C at sinabi habang kumikinang ang mga mata, "Oo! Ito nga ang nagagawa ng pag-ibig, ito ang tinatawag na inspirasyon! Binubuwag ko ang gang pero hindi ibig sabihin nun ay hindi na tayo magkikita pang muli! Binubuwag ko lang ang gang dahil gusto kong makakilala kayo ng babaeng mamahalin niyo at magiging inspirasyon niyo sa buhay! Hindi kayo magkaka-girlfriend kung nasa isang gang

kayo dahil matatakot ang mga babae sa inyo! Ngayong opisyal ng tinanggal ang The Pogi Gang, hala humulong kayo, maghanap ng babae, ma-inlove, ma-inspire at magpakarami!!!"

Tabi tabing tumayo sina A, B at C sa tapat ni Pierce at naiiyak na sumaludo sa kanya, "Y-yes boss!"

Nasapo na lang ni Oranggu ang ulo at napa-iling, "What a bunch of idiots. Pero masaya rin namang kasama itong mga sira ulong ito."

-â™¥-â™¥-â™¥-

"Haay! Nakakapagod!" nag-inat inat ng braso si Oranggu habang naglalakad na siya pauwi galing sa part time niya sa isang gasolinahan, maga-alas dose na syang natapos, "Ahh! Inaantok na ako."

"Huhuhu," napatigil sa pag-iinat si Oranggu nang makarinig siya ng mga hikbi na nanggaling sa isang park malapit sa dinadaanan niya. Nanlamig ang katawan ni Oranggu.

"Ito na ba 'yung sinasabi nilang legendary white lady na humihikbi sa hatinggabi at kapag nakita mo raw ito at tinignan ka sa mga mata mo ay susundan ka hanggang bahay mo tapos tatabihan ka sa iyong pagtulog?!" kinabahan si Oranggu kaya hindi na niya pinansin ang mga hikbing narinig at binilisan ang lakad palayo sa pinanggagalingan nito pero napatigil lang siya nang makarinig ng boses ng isang lalaki.

"Mishh, mahlungkowt kaaa bahh? Hik! Baka gushtoh mong shamahan kita? Hihi! Hik!" mukhang boses ng isang lasing ito.

"Go away!" sigaw ng isang babae na parang medyo barado ang ilong, iyon ata ang umiiyak kanina.

"Dali na, wag ka ng maarte hik!"

"Ahh! Don't touch me! Let me go you smelly drunkard!!!"

"Oy! Bitawan mo sya!" tumakbo si Oranggu papunta sa park para makitang nakaupo si Bana sa swing habang hinihigit ito ng isang matandang lasing. Ibinato ni Oranggu ang sapatos niya doon sa lasing nang hindi pa rin nito binibitawan si Bana, "Sabi ng bitawan mo sabi siya!"

"Shino kaaa bang epal ka haaa? Hik!" binitawan nung lasing si Bana at hinarap si Oranggu.

Tinignan ng masama ni Oranggu 'yung lasing at pinapatunog niya na ng malakas ang mga pinapalagutok na kamao niya habang nage-emit siya ng isang dark at nakakatakot na aura, "Si boss Pierce lang pwedeng tumawag sa akin ng epal. Kung gusto mo pang mabuhay, mabuting tumakbo ka na bago ako makabilang hanggang tatlo. Isa,"

Biglang kinabahan 'yung lasing sa kanya sa nakakatakot na aura na ine-emit niya.

"Dalawa!"

"H-halimaw! Ahhh!" tumakbo na 'yung lasing palayo sa takot kaya kumalma na ulit si Oranggu.

"Bwisit na 'yun," lumapit si Oranggu sa sapatos na binato niya sa lasing kanina, tinignan niya ang sapatos at napamura, "Tae, nasira na ng tuluyan ang sapatos ko. Tae, wala pa naman akong pambili ng bago. Tae talaga, ang malas."

"B-bakit ba lagi na lang ikaw ang nakikita ko kapag malungkot ako!" napalingon siya nang kausapin siya ni Bana, nakalimutan niyang nandoon nga pala iyon, nag-alala kasi siya masyado sa nasirang sapatos.

Nilapitan niya si Bana na nakaupo pa rin sa may swing, may kinuha siya sa may bulsa niya at inabot dito, "Bakit nga ba sa tuwing makikita kita ay umiiyak ka? Nagpapa-cute ka ba sa akin?"

"Ang kapal mo!"

Inilapit lalo ni Oranggu ang panyong inia-abot kay Bana, "Punasan mo, 'yung uhog mong tumutulo."

Gustong sigawan ni Bana si Oranggu at makipagtalo dito dahil sa sinabi pero wala na siyang lakas para gawin iyon, inabot niya ang panyo at itinakip ito sa mukha at umiyak muli nang kapagkalakas, sobrang lakas na halos nakakabingi sa isang tahimik na gabi.

Lumuhod si Oranggu sa tapat ni Bana at ipinatong ang kamay sa ulo nito, "Bakit ka na naman umiiyak, uhuging Bana?"

## IKA-WALONG KABANATA

"Bakit ka na naman umiiyak uhuging Bana?"

Tinanggal ni Bana ang panyo sa mukha, "K-kasi hindi na ako makaka-attend ng piano class."

"Na naman? Tungkol sa piano na naman ang iniiyakan mo? Anong nangyari?" naka-upo pa rin si Oranggu sa tapat ni Bana at inilipat ang hawak sa magkabilang hawakan ng swing na inuupuan ni Bana.

"Nagkakaroon ng problema sa business ng dad ko and we're even having debts to pay now! Kaya sabi sa akin ng mom ko na kailangan ko na raw tumigil sa piano class ko dahil they can't afford it na. They even told me na maybe I won't be able to go to college dahil ang laki raw ng debt ng company namin. Matagal na palang may nangyayari sa company but they only told me yesterday, binigla na lang nila ako. What will happen to us now? I still want to practice piano and I want to go to college. Natatakot ako for my future."

"Ahh," hindi alam ni Oranggu ang sasabihin, nabigla rin siya sa sinabi ni Bana.

"What should I do?" umiiyak pa rin si Bana. Napakamot na lang ng batok si Oranggu at sinusubukang mag-isip ng bagay na pwedeng magpagaan ng loob ni Bana sa pansamantala.

"Umm, una sa lahat tumahan ka na," iyon ang unang lumabas sa bibig ni Oranggu, napatingin sa kanya si Bana, "Hindi mareresolba ng mga luha mo ang iyong problema."

"Pero anong gagawin ko? Ito lang ang kaya kong gawin ngayon, ang umiyak."

"Ugh, spoiled brat ka kasi masyado ayan tuloy hindi mo alam ang gagawin mo sa oras na mawala na lahat ng luho mo."

"Are you trying to insult me?!"

Tumayo si Oranggu at iniabot ang kamay kay Bana, "Halika!"

"Ha?" tinignan lang ni Bana ng may pagtataka ang kamay na inaabot ni Oranggu.

"Sumama ka sa akin."

"Saan at bakit?"

"Ang dami mo namang tanong, sumama ka na lang!" hindi na hinintay pa ni Oranggu na tanggapin ni Bana ang kamay niya, hinigit niya na lang ito at tumakbo na nakayapak ang isang paa dahil sa nasirang sapatos.

"Saan mo ako dadalhin?" sigaw ni Bana habang sinusubukang mahabol ang mga hakbang ni Oranggu.

"Ipapakita ko sa'yo ang mundo ko."

Hindi naintindihan ni Bana ang gustong sabihin ni Oranggu hanggang sa nakarating na sila sa tapat ng bahay nito. Isang maliit na maliit na bahay na may pader na kupas na ang kulay, nagtutuklapan ang pintura, bubong na kinakalawang. Hinila pa siya ni Oranggu papasok ng bahay, napansin niyang wala ng door knob ang butas butas na pinto.

"Ito ang bahay ko," iniikot ni Bana ang paningin sa loob ng bahay, ang liit, sobrang liit. Pagkapasok niya kusina na agad ang nakita niya, at sa gilid ay may maliit na banyo at sa tabi nito ay isang maliit na kwarto.

"Kwarto mo?" umiling si Oranggu, "Sa tatay ko 'yan."

"Ha? E ikaw saan ka natutulog?"

"Dito," turo ni Oranggu sa sahig ng kusina.

"Ha? Dito? Saan? Sa sahig? Paano? E kusina eto e! Nasaan ang kama mo?"

"Hindi uso ang kama sa mundo ko, hanggang banig lang ako. At oo, sa kusina ako natutulog dahil tulad ng nakikita mo, wala ng iba pang pwesto kung saan ako pwedeng matulog."

"Wala ba kayong sala? Nasaan ang tv nyo?" hindi makapaniwala si Bana na sa ganoong bahay tumitira si Oranggu. She's never been in a poor man's house.

"Wala kaming tv, bukod sa magastos yun sa kuryente ay wala rin naman manunuod sa amin. Yung erpat ko laging nasa labas at nagiinom at nagsusugal samantalang ako pumapasok at puno ng part time."

"How about your mom?"

Lumungkot bigla ang mukha ni Oranggu pero natakpan niya agad ito ng ngiti, "Wala na siya."

"Oh, sorry," nahiya bigla si Bana, she suddenly felt uncomfortable and Oranggu noticed that kaya he patted her shoulder, "Ok lang iyon."

Hindi malaman ni Bana ang gagawin kaya pinaglalaruan niya ang mga daliri habang nakayuko, "Umm, bakit mo ako dinala dito?"

"Sabi ko sa'yo ipapakita ko ang mundo ko."

"Bakit?" ini-angat niya ang tingin niya para makita ang nakangiting mukha ni Oranggu, "Para makita mong hindi pa katapusan ng mundo mo dahil lang nagkaproblema sa kumpanya ng mga magulang mo. Gusto kong ipakita

sa'yo na kung ikukumpara sa iba mas maswerte ka pa rin, kung ikekwento mo sa iba ang problema mong iyan para sa kanila hindi ito maituturing na talagang problema."

"ORANGGU!!!" nabigla si Bana nang may marinig siyang sumigaw mula sa labas, napamura naman si Oranggu nang makilala ang nagme-may ari ng lasing na boses na iyon, "Hoy andyan ka na ba?! Kailangan ko ng pera, bigyan mo ako ng pera walang kwentang bata!"

"O-oranggu, sino i---" hindi pa nabubuo ni Bana ang tanong niya nang hilahin siya ni Oranggu papunta sa cabinet sa ilalim ng lababo ng kusina, "T-teka!"

"Magtago ka Bana, dyan ka muna," naguguluhan si Bana kung bakit siya itinutulak ni Oranggu papasok sa cabinet, nakaupo na siya sa ilalim at sasarhan na sana ni Oranggu ang pinto, "Teka lang Oranggu, bakit kailangan kong magtago dito?"

"Tae, akala ko hindi siya uuwi ngayon!" kinakausap ni Oranggu ang sarili saka humarap sa naguguluhang babae, "Basta Bana, 'wag kang lalabas hangga't nandito pa ang tatay ko. Wag kang gagawa ng kahit anong ingay."

"Pero bakit nga?" kinakabahan na rin tuloy si Bana, sa tono ng boses ni Oranggu parang hindi mabuting tao ang tatay nito.

"Bana, hindi ka pwedeng makita ng tatay ko."

"Pero---"

"HOY ORANGGU!" parehas silang nabigla ni Oranggu nang may sumipa ng malakas ng pinto, agad agad sinara ni Oranggu ang pinto ng cabinet at hinarap ang tatay nitong palaging mukhang inis at lasing. Hindi nasaradong sarado ni Oranggu ang cabinet, nakabukas ito ng kaunti kaya nagawa ni Bana na sumilip sa nangyayari. Nakita niyang lumapit si Oranggu sa tatay nito, hindi niya lang makita ang reaksyon sa mukha nito dahil nakatalikod ito sa kanya. Nakikita niya lang ang barinong mukha ng tatay ni Oranggu, napansin niyang malaki ang pagkakahawig ng mag-ama, parang pinagbiyak na bunga lamang pwera na lang sa hindi malinis na bigote at mahabang buhok ng matanda. Malaki rin ang tyan ng tatay ni Oranggu dahil siguro sa kakainom palagi, mula sa kinalalagyan niya naaamoy niya ang malakas na amoy ng pinaghalong alak at sigarilyo na nanggagaling sa tatay ni Oranggu. May hawak pa itong boteng beer na paubos na ang laman.

"BINGI KA BA HA?! TINATAWAG KITA KANINA BAKIT HINDI KA SUMASAGOT?!" napasinghap at napatakip ng bibig si Bana nang batukan nito ng malakas sa ulo si Oranggu, napasandal tuloy si Oranggu sa katabing maliit na lamesa. Nalaglag ang silya nang madanggil niya ito.

"Bigyan mo ako ng pera, makikipag-sugalan pa ako doon sa kanto, naubusan na ako e! Bibili pa pati ako ng beer."

"Wala akong pera," hinimas himas ni Oranggu ang nasaktang ulo at matigas na sinabi iyon.

"Sinungaling!" binuhusan nito sa mukha si Oranggu ng natitirang beer sa hawak na bote, hindi makapaniwala si Bana na ganito ang tatay ni Oranggu, na ganito ang kasama nito araw araw sa bahay. Hindi niya maisip kung paano natitiis ni Oranggu na ginaganun siya ng tatay niya, hindi man lang dinedepensahan ni Oranggu ang sarili, nakatayo lang ito doon, hindi umiimik habang minamaltrato na siya.

"Ilabas mo na ang pera mo, para saan pa't naging anak kita kung wala ka namang ibibigay sa aking pera ha?" lumapit ito kay Oranggu at sinabunatan ang buhok ni Oranggu para iangat ang nakatungo at basang mukha nito.

"Wala nga sabi akong pera."

"Sinong niloko mo ha? Alam kong ngayon ka sumweldo doon sa part time mo sa gasolinahan, ibigay mo sa akin iyon," napayuko si Oranggu nang suntukin siya sa may tyan, pero hindi niya hinayaan na kunin ng tatay niya ang pera niya sa kanyang bag na ngayon ay pilit inaagaw ng huli.

"Ibigay mo sa akin ang bag mo! Sinabi ko na nga ba't may pera ka e! Akin na!" hindi sumasagot si Oranggu, nakaupo lang siya sa sahig habang yakap yakap ang bag at pinoprotektahan ito sa tatay niya na sinisipa at sinasapak na siya para mahigit mula sa kanya ang kaniyang bag.

"Akin na 'yan! Aanhin mo ang pera? Wag mong sabihin na pinagiipunan mo pa rin 'yung cooking course na iyon? Hah! Wala ka talaga utak na bata ka, tingin mo magiging chef ka? Asa ka pa! Hahaha! Tumigil ka na sa pangangarap, wala ka namang kinabukasan kaya mabuti pang ibigay mo na sa akin lahat ng ipon mo para marami

akong pansugal at pang-inom. Mage-enjoy na ako, nagkaroon ka pa ng kwenta sa mundong ito. Iyon lang naman ang silbi mo dito e, ang bigyan ako ng pera!"

Nanlaki ang mga mata ni Bana sa susunod na gagawin ng tatay ni Oranggu, itinaas nito ang bote ng beer at mukhang ihahampas sa ulo ni Oranggu. Kinabahan si Bana at sobrang nag-panic, she wants to save him pero hindi niya alam kung paano. Tumingin tingin siya sa paligid niya, may nakita siyang spray bottle ng Baygon, hindi na siya nag-isip pa, kahit takot siya ay kinuha niya ang Baygon at lumabas para sugudin ang tatay ni Oranggu.

"'Wag mo siyang saktan!"

"Bana?!" napa-angat ng ulo si Oranggu nang marinig niya ang paglabas at pagsigaw ni Bana. Paglingon niya dito nakita niya si Bana na tumatakbo papunta sa tatay niya, may hawak itong Baygon.

"Anak ng! Sino--" nabigla rin ang tatay niya sa biglang pagsulpot nito pero hindi na ito naka-iwas pa sa atake ni Bana, napatakip ito nang mga mata nang biglang ini-spray ni Bana sa mukha nito ang hawak na Baygon. Sumakit ang mata nito pati na rin ang ilong, sumigaw sigaw ito sa sakit.

"Oranggu, takbo!" inihagis niya ang bote ng Baygon sa sahig, hinigit niya patayo ang nakaupong si Oranggu sa sahig at tumakbo sila palabas habang hinahabol sila ng mga mura ng tatay ni Oranggu.

"Bilisan mo Oranggu, baka mahabol niya tayo!" higit higit pa rin ni Bana ang kamay niya, sumusunod siya sa pagtakbo ng babae habang nakatingin sa seryosong mukha nito nang lumingon ito, hindi pa rin siya nakakabawi sa bigla ng mga pangyayari.

"Hahahaha!"

"Anong tinatawa tawa mo Oranggu?!" patuloy pa rin sila sa pagtakbo nang biglang tumawa si Oranggu, naguluhan tuloy si Bana, "Napasama ba ang sapak sa'yo ng tatay mo kaya nababaliw ka na? Gusto mo bang dalhin kita sa ospital para mapatignan ka? Okay ka lang ba?"

Umiling iling lang si Oranggu, hindi mapigilan ang ngiti, "Ayos lang ako, super Baygon girl."

"Anong itinawag mo sa akin?"

"Super Baygon Girl, ang aking heroine."

Paglingon ni Bana, nakita niyang naka-behlat ito habang naka-peace sign, napangiti na lang din siya, "Ang corny mo."

-â™¥-â™¥-â™¥-

"Ahh, nakakapagod tumakbo!" napahiga na lang si Bana sa may damuhan ng park na narating nila, "I've had enough with drunk people for today!"

"Sabi ko sa'yo 'wag kang lalabas doon sa cabinet at 'wag kang magpapakita sa tatay ko," nakaupo lang si Oranggu sa tabi niya, nasa harapan nito ang back pack.

"Paanong hindi ako lalabas e hahampasin ka na niya ng bote ng beer!" ini-angat ni Bana ang sarili at sinuntok ng mahina si Oranggu sa braso nito, "At saka bakit hindi ka lumaban? Bakit hinahayaan mo lang ganunin ka niya? Ang siga siga mo pero nagpapabugbog ka lang ng ganun sa tatay mo? 'Wag mong sabihin sa akin na hindi mo siya kaya, hindi ako maniniwala sa'yo."

"Kayang kaya ko siya."

"'Yun naman pala e, bakit hindi ka lumaban? Ni hindi ka man lang nga sumagot nang mura murahin ka niya."

"Respeto."

"Ha? Anong respeto? Karespe-respeto ba iyon? Minamaltrato ka niya."

"Tatay ko pa rin siya," napakamot lang ng ulo si Oranggu at tumingin sa gilid niya habang nakangiti.

"Pero parang hindi ka naman niya tinuturing na anak," nagtataka si Bana kung bakit nagagawa pa rin ni Oranggu ngumiti, siya tuloy ang nakakaramdam ng lungkot. Nakikita niya si Oranggu sa school araw araw pero ni minsan hindi sumagi sa isip niya na may pinagdadaanang ganito si Oranggu. Hindi naman kasi makikita sa mga ngiti ni Oranggu na may pinagdadaanan siya, parang ang lakas lakas niya, parang wala siyang problema sa buhay. Puro kalokohan, parang bata, at palaging nag-eenjoy. Kung titignan parang siya ang nambubugbog at hindi mo aakalaing siya pala ang binubugbog.

"Kahit walang karespe respeto sa matandang iyon, kahit gusto ko siyang suntukin at duraan sa mukha pinipigilan ko ang sarili ko," binubunot ni Oranggu ang mga ligaw na damo sa harapan niya at hinahagis sa kawalan kapag nabunot na, "Mahal kasi siya ng nanay ko, ang bilin sa akin ng nanay ko bago niya ibitin ang sarili sa kisame ay ingatan ko raw ang matandang iyon kaya hindi ko siya magawang saktan."

"I-ibitin ang sarili sa kisame?" akala ni Bana nagkamali lang siya sa narinig.

"Ah, nakalimutan kong sabihin sa'yo, nag-suicide nga pala siya noong elementary pa lang ako."

"O-oranggu..." hindi alam ni Bana kung anong sasabihin, wala talaga siyang kaalam alam tungkol kay Oranggu Tan. Ang inakala niya noong isip bata ay mas marami pa palang mahihirap na sitwasyon na pinagdaanan kesa sa kanya.

"Ang tatay ko simula nang malulong sa pagsusugal, nagkanda lintik lintik na ang buhay namin. Naubos ang pera namin, natanggal sa trabaho ang tatay ko, nalulong sa alak at pati na rin sa drugs. Doon nagsimula ang pananakit niya sa nanay ko. Isang beses binato nya ng baso ang nanay ko habang kumakain kami dahil nagalit siya nang pagsabihan siya ng nanay ko na itigil na ang mga bisyo niya at maghanap ng trabaho, dumugo ang noo ng nanay ko pero hindi pa rin siya tumigil, nilapitan niya ito at sinimulang bugbugin. Gusto kong protektahan ang nanay ko, sinusuntok ko sa likod ang tatay ko habang umiiyak para itigil niya ang pananakit sa aking ina pero grade 4 pa lang ako noon at walang epekto sa kanya ang mga suntok ko. Itinulak niya lang ako at ipinagpatuloy ang pangaabuso sa nanay ko, wala akong magawa, iyak ako ng iyak, natatakot ako na baka mamatay si inay sa ginagawa niya kaya inabot ko ang kutsilyo sa may lamesa at sinaksak ang tatay ko. Hindi naman siya namatay, nadala lang sa ospital pati na rin ang nanay ko. Alam mo ba ang sabi sa akin ng nanay ko pagkatapos? Huwag ko na raw uulitin iyon, wag na wag ko raw sasaktan ang tatay ko. Tinanong ko kung bakit, ang sabi niya sa akin ay dahil mahal niya raw si itay. Noong mga panahong iyon hindi ko maintindihan kung ano ang pagmamahal na

sinasabi niya at kung anong katangahan iyon pero um-oo na lang ako at ipinangako sa kanyang hindi ko na ulit sasaktan si itay kung iyon ang ikasasaya niya."

"Baliw ba ang nanay mo?! Sinasaktan na siya ng tatay mo pero ipinagtatanggol niya pa rin ito?!" nakaramdam ng inis si Bana sa nanay ni Oranggu pagkarinig ng kwentong iyon. Tumawa lang si Oranggu sa reaksyon ni Bana, binuksan ni Oranggu ang bag at inilabas ang itim na wallet, may kinuha siyang larawan dito at ipinakita sa babaeng kasama, "Si Mama, ang ganda niya ano? Pero bago siya mamatay, ang panget niya."

Pinagmasdan ni Bana ang larawan sa harapan niya, isang babae na mukhang nasa mga 25 ang edad. Maputi ito, mahaba ang mga kulot na buhok, mahaba rin ang mga pilik mata, bilog na bilog ang mga mata, nakaka-akit ang mga ngiti nito at sobrang amo ng mukha. Iisa ang mga mata nila ni Oranggu.

"Magaling magluto si mama, pangarap niyang maging chef pero imbis na maging chef ay naging prostitute siya."

Lumipat ang tingin niya mula sa larawan papunta sa mga mata ni Oranggu, napasinghap siya sa bigla.

"Pinilit siya ng tatay ko ibenta ang sarili para may pangtustos sa mga bisyo niya. Ang gago ano? Pero wala e, tulad nga ng sabi mo, nasiraan na ata ng bait ang nanay ko dahil sa linchak na pagmamahal na sinasabi niya kaya ayun ginawa niya ang lahat para sa ikasasaya ng tatay kong iyon. Para sa kasiyahan ng walang kwentang taong iyon, araw araw balde ng luha ang inilalabas ng nanay ko. Noong grade 6 ako, pagka-uwi ko galing paaralan, nakita ko si mama sa kwarto na may hawak na lubid, ikinakabit niya ito sa may kisame. Nginitian niya ako nang makita niya ako habang tuloy tuloy ang pag-agos ng mga luha sa mga mata niya. Hindi ako naka-imik, dahan dahan nilalagay ni mama ang lubid sa may leeg niya habang nagpapaalam sa akin. Marami siyang ibinilin, sabi niya ingatan ko raw si itay, mag-aral daw akong mabuti, kakain daw ako palagi, kapag nagugutom daw ako magluto lang daw ako, naturuan niya naman na daw akong magluto kaya kaya ko na raw ang sarili ko. Sabi niya pagod na raw siya kaya mamamaalam na raw siya."

Ibinalik na ni Oranggu ang larawan ng ina sa wallet, tahimik na nakikinig lang si Bana sa tabi ni Oranggu. Walang ibang tao sa paligid nila, bukod sa kanila, maririnig lang ang ingay ng mga insekto sa paligid at ang pagaspas ng hangin. Tumingin sa kalahating buwan sa kalangitan si Oranggu, sinundan ni Bana ang tinging ito.

"Iyak ng iyak ang nanay ko bago siya mamatay kaya ang panget na niya. Ang alaala ko ay puno ng larawan ng aking ina na umiiyak kaya ayaw kong nakakakita ng mga babaeng umiiyak, sawang sawa na akong makakita ng mga luha."

Nagkaroon ng mahabang katahimikan pagkatapos noon, hindi niya makita ang emosyon sa mukha ni Oranggu dahil yumuko na lang ito pagkatapos magsalita. Hindi alam ni Bana kung anong sasabihin, ito ang kauna-unahang beses na nakarinig siya ng ganitong kwento, akala niya sa mga telebisyon o libro lang nangyayari ang mga ganoong bagay. Ngayon lang siya nakakita ng ganitong mundo, ibang iba nga ang mundo ni Oranggu sa mundo niyang tahimik at lumaki sa masayang pamilya kung saan lahat ng luho niya ay natugunan at hindi nagkulang kailanman sa pagmamahal.

Sino nga ba ang mas isip bata ngayon? Si Oranggu na kinaya ang lahat ng ito o siya na iniiyakan ang lahat ng bagay dahil hindi niya kayang harapin?

"Ang drama ng buhay ko ano?" makalipas ang ilang sandali ay ini-angat ni Oranggu ang ulo niya at nakangiting humarap sa kanya, nagtama ang mga mata nila at dahil sa liwanag ng buwan ay tila kumikinang ang luhang tumulo sa mga mata ni Oranggu. May kung anong bugso ng damdamin ang tumulak kay Bana para lapitan ang mukha ni Oranggu at halikan ito sa labi.

Pagkalapat ng mga labi nila ay agad agad din naman humiwalay si Bana, itinulak niya ng malakas si Oranggu at napahiga sa may damuhan. Napahawak siya sa may dibdib at ramdam niya ang malakas na tibok ng puso, nag-iinit ang mukha niya at hindi niya malaman kung bakit siya naghahabol ng hininga kahit hindi naman siya tumakbo.

Ang buwan na kanina lang ay nasa itaas niya ay napalitan ng seryosong mukha ni Oranggu, hindi siya makatayo dahil nasa ibabaw niya ito at nasa magkabila ng ulo niya ang mga kamay nito.

"Bana, 'wag na 'wag kang magpapakitang muli sa tatay ko."

Hindi maintindihan ni Bana kung bakit kinilabutan siya sa babalang iyon at kung bakit parang mukhang takot na takot din si Oranggu sa mga sinabi. Meron pa ba itong hindi ikinekwento tungkol sa tatay niya?

-â™¥-â™¥-â™¥-

"Kuyaaaaaaaaaaaaaaaa!"

"Ano ba Pear, 'wag ka ngang istorbo natutulog ang gwapo!" reklamo ni Pierce sa nakababatang kapatid dahil kanina pa siya nito inaalog para gisingin.

"Gwapo ka dyan! Ano ba kuya, napaka-batugan mo talaga kahit kailan! Gumising ka na kaya, alas singko na po ng hapon, umalis ako para pumasok na natutulog ka pa, pagkabalik ko from school natutulog ka pa rin?! Baha na ng laway mo dito kuya kaya gumising ka na ano ka ba! 'Yung tulog mo pwede ng ipamprito, tulog mantika ka sobra!"

"Gumising kaya ako kaninang tanghali, gisingin mo na lang ako kapag maghahapunan na."

Sinasamantala ni Pierce ang pagtulog dahil ito na ang last day of suspension niya at bukas maaga na naman siyang gigising para pumasok ng school.

"Jusmiyo kuya! Bear ka ba sa past life mo? Hindi pa season para mag-hibernate oy!" napagdesisyunan ng kapatid niyang sipain siya sa likod kaya napabangon siya bigla sa sakit.

"Aray! Ano ba!" hinigit niya ang nakababatang kapatid sa balikat at ginulo ang buhok nito na alam niyang sobrang kinaiinisan ng kapatid.

"Ano ba kuya! 'Wag mo guluhin ang buhok ko!" reklamo ni Pear, "Isusumbong kita kay mama! Ano ba!"

"Eto mapapala mo kapag inistorbo mo ang tulog ko!"

"MAMAAAAAAAAA!!! SI KUYA OH!" sigaw ng kapatid niya habang pinipilit makawala sa hawak niya.

"Oy Pierce! Tigilan mo nga ang kapatid mo at bumaba ka na dito, may bisita ka!"

"Bisita?" napatigil si Pierce sa pang-iinis sa kapatid kaya nakawala ang huli sa hawak niya at pumeywang sa harap niya, "Oo, kaya kanina pa kita ginigising! Ugh, nakakaasar ka ginulo mo ang buhok ko!"

"Ang arte nito, nasa bahay ka lang naman, ano naman kung magulo ang buhok mo," nangungulangot na sabi ni Pierce at tumayo na sa kama para bumaba at puntahan ang bisita.

"Eew kuya!!!" lumayo ang kapatid niya sa kanya nang daanan niya ito at mapang-asar na ipapahid sa braso ng kapatid ang kulangot. Hahagisan sana siya ng sapatos ng kapatid niya pero tumakbo na siya palabas ng kwarto.

"Sino naman kaya ang bisita ko? Baka si Oranggu lang," dumiretso muna sa may kusina si Pierce para kumuha ng tubig saka naglakad sa may sala para puntahan ang bisita. Wala siyang t-shirt, hawak hawak niya ang bote ng tubig at umiinom dito habang kinakamot ang "ano" niya sa may loob ng shorts niya nang makarating siya sa may sala. Akala niya talaga si Oranggu lang ang bisita niya pero napabuga siya nang makita kung sino ang naka-upo sa may sofa ng sala nila.

"P-potchi my love so sweet, anong ginagawa mo dito?!"

IKA-SIYAM

"Umm..."

"Umm..."

Parehas silang hindi maka-imik at walang masabi sa isa't isa pagkatapos ng medyo awkward na pangyayari kanina. Pagkakita ni Pierce kay Leaf ay agad agad siyang tumakbo paakyat muli, kumuha ng mga damit na matino sa drawer niya at dumiretsong banyo upang maligo. Pagkatapos maligo ay inayos niya ang buhok niya, nagtooth brush siya at bumalik na sa sala kung saan naghihintay si Leaf na medyo hindi kumportable sa mga naganap.

"Hello Leaf!" masayang bati ni Pierce at nagpapanggap na parang walang nangyari kanina.

"H-hello?" ang awkward talaga para kay Leaf ng pangyayari kanina pero pinilit niya na lang ngumiti sa lalaki at kalimutan ang nakita niya, ohwell lalaki si Pierce e ano pa ba maaasahan niya diba? He has his bad sides, a lot of bad sides.

"Pierce anak, nandito raw siya para iabot sa'yo ang mga naligtangan mong lessons habang nasa suspension ka. Dinalhan ka niya ng notes at sabi niya may quiz daw kayo bukas kaya nandito rin siya para tulungan kang mag-review para sa quiz niyo bukas"

"T-talaga?" kuminang ang mga mata ni Pierce sa tuwa, hindi siya natuwa na may quiz sila bukas pero natuwa siyang nandito si Leaf, pinuntahan pa siya upang abutan siya ng notes at tutulungan pa siya nitong mag-review. Feeling heaven!

"Yup, ako kasi ang dahilan kung bakit nasuspend ka at nabugbog ka pa kaya this is the least thing I can do para makabawi sa'yo. Tutulungan din kitang mag-aral sa iba pang subjects na naligtangan mo para hindi ka mapag-iwanan sa klase."

"Sige," naramdaman ni Pierce na itinulak siya ng nanay niya sa may likod, "Dalhin mo na siya sa itaas, doon na kayo mag-aral sa kwarto mo."

"H-ha? Bakit sa kwarto ko?" biglang kinabahan si Pierce, hindi pwede sa kwarto niya dahil sa kwarto niya ay parang dinaanan ng tornado. Alam niyang sobrang naturn off na si Leaf sa ginawa niya kanina at ayaw niyang ma-turn off pa ito lalo kapag nakita ang napakagulo niyang kwarto.

"Hindi pwede dito sa sala dahil sabi ng kapatid mo manunuod daw siya ng paborito niyang teleserye, makakaistorbo lang ang kapatid mo sa pag-aaral niyo kaya humulong na kayo sa taas."

"Edi sa kusina na lang kami!" kahit anong mangyari ayaw talaga ni Pierce na papuntahin si Leaf sa kwarto niya.

"Hindi pwede, magluluto na ako ng hapunan natin, alam mo namang makalat ako sa kusina. Dali na, umakyat na kayo."

Sa huli wala ng nagawa si Pierce kundi ayain si Leaf na mag-aral sa kwarto niya.

"Hep!" nung nasa tapat na sila ng kwarto niya ay pinigilan niyang pumasok si Leaf na ipinagtaka naman nito, "S-saglit lang, dyan ka lang muna ha? 'Wag ka munang papasok hangga't hindi ko pa sinasabi ha?"

"O-ok?" nawiwirduhan talaga si Leaf kay Pierce pero hinayaan niya na lang ito sa gusto nitong mangyari at tumayo na lang siya sa labas ng pinto habang pumasok na ng mabilis ang lalaki at agad ding sinarhan ang pinto.

Pagkapasok ni Pierce sa sariling kwarto, inimis niya agad ang magulo niyang kama, dinampot niya lahat ng porn magazines niya at inihagis sa labas ng bintana kung saan may tinamaang pusa na binehlatan lang ni Pierce. Lahat ng basura niya ay inipon niya sa ilalim ng kama kasama na rin ng mga pakalat kalat niyang medyas, boxer at kung anu ano pang nakakaewan na bagay. Kinuha niya ang pabangong iniregalo sa kanya ng nanay niya noong pasko at inisprayan ang buong kwarto saka niya lang binuksan ang pinto at pinapasok ang nagaalinlangang si Leaf.

"Umm, anong ginawa mo?" pagtatakang tanong ni Leaf habang umuupo sa may sahig, ipinatong niya ang mga dala niyang notebook at libro sa may maliit na lamesa sa gitna ng kwarto ni Pierce.

"W-wala naman," kumakamot sa ulong sabi ni Pierce at umupo na rin sa gilid ni Leaf.

"Uhh, okay..." napansin ni Pierce na parang nawiwirduhan na talaga sa kanya si Leaf sa mga pinaggagawa niya kaya parang gusto niyang ihampas ang ulo sa pader at hindi niya namamalayan na ginagawa niya na pala 'yun sa lamesa, hinahampas niya ang ulo niya doon.

"P-Pierce! Ayos ka lang ba?" saka niya lang itinigil ang paghampas ng ulo sa may lamesa at nginitian ng sobrang lawak si Leaf. Si Leaf naman ay napangiwi na lang sa napaka-creepy nitong ngiti, hindi talaga siya kumportable na nasa kwarto siya ng isang lalaki at higit sa lahat sa kwarto pa ni Pierce na ubod ng kawirduhan at ka-creepyhan sa katawan. Pero wala siyang choice, gusto niya talaga makabawi kay Pierce dahil nagu-guilty siya ng sobra sa mga nangyari dito ng dahil sa kanya. Wala naman sigurong mangyayaring masama kahit sila lang dalawa sa loob ng kwarto dahil nasa ibaba naman ang mga magulang ni Pierce.

Nagsimula nang buklatin ni Leaf ang mga notes at ipinakita ito kay Pierce na hindi naman nakikinig sa kanya sa pagtuturo niya dahil all this time sa kanya lang nakatingin si Pierce at mukhang finafantasize siya dahil mukhang kaonti na lang tutulo na laway nito.

"Huy ano ba Pierce, nakikinig ka ba!" pinitik ni Leaf ang noo ni Pierce, nabalik sa mundo si Pierce at tumango tango, "Tsk, kailangan mong intindihin itong mga ito, mahaba ang quiz natin bukas. Hindi ka pwedeng bumagsak, ok?"

This time, sinubukan ni Pierce makinig pero feeling niya anytime makakatulog na siya, pagewang gewang na ang ulo niya at nang hindi na kayanin ay bumagsak ang ulo niya sa lamesa at nakatulog. Inalog alog siya ni Leaf para gisingin, "Ano ba Pierceeeeeeeee!!!"

"Asan ako? Asan ako?" nagising bigla si Pierce at napa-angat ng ulo habang pabaling baling sa paligid ang ulo nito, nang tumama ang paningin niya kay Leaf ay ngumiti ulit siya, "Nasa langit na ba ako?"

Sinimangutan siya ni Leaf, "Ano ba Pierce! Magseryoso ka na kasi, aalis na ako kung ayaw mo naman mag-aral!"

"And to think na nagalala pa man din ako sa'yo dahil napapagiwanan ka na sa lessons at nag-effort pa akong ikopya ka ng notes at puntahan dito sa bahay mo para lang matulungan ka sa pagrereview tapos ganyan lang iaakto mo sa akin? Aalis na nga ako!" umaktong ililigpit na ni Leaf ang mga libro niya at tatayo na sana pero pinigilan siya ni Pierce.

"S-sorry na! Promise makikinig na ako," pinagdaop ni Pierce ang mga palad niya habang iniyuko ang ulo na parang nagmamakaawa.

Pinagbigyan siya ni Leaf sa huling pagkakataon at nagpatuloy na ulit sila sa pagrereview, sinisikap na talaga ni Pierce na makinig at intindihin ang mga itinuturo ni Leaf kahit pakiramdam niya natutunaw na ang utak niya sa sobrang dami ng impormasyong sumisiksik sa ulo niyang sabog. Nang matapos mag-explain ni Leaf ay ginawa naman nilang sabay ang assignment nila, medyo tumahimik ang kwarto at imbis na mag-focus si Pierce sa pagsagot ng libro niya ay napadako ang kanyang isipan sa nakita niya noon bago siya mawalan ng malay, 'yung tungkol kay Owen at sa ibang babae nito.

Sasabihin niya na kaya kay Leaf? Medyo kinakabahan si Pierce, hindi siya mapakali, paano kung hindi siya paniwalaan? Pero paano kung paniwalaan siya tapos itanggi ni Owen at magmukha siyang naninira lamang dahil wala siyang sapat na pruweba? Pero paano kung paniwalaan siya at may makitang pruweba si Leaf pero makikita naman niya itong umiiyak at malungkot? Paano kung---

Well, you only need the light when it's burning low, only miss the sun when it starts to know â™ª

Think of the devil. Tila narinig ni Owen ang nasa isipan ni Pierce at biglang nag-ring ang nakapatong na cellphone sa lamesa ni Leaf, sinilip ni Pierce ang pangalan sa screen. Boyfriend calling...

"Hello Babe!" masiglang sinagot ni Leaf ang tawag ng manloloko niyang boyfriend. Pinagmamasdan ni Pierce kung gaano ito kasayang kausap ang boyfriend, mukhang wala talaga itong kaalam alam na isang malaking basura lang ang mapagpanggap nitong boyfriend. Gustong gusto ng sabihin ni Pierce ang tungkol sa panloloko nung Owen na iyon pero hindi niya alam kung paano, kailangan niya ng tamang timing.

"Yup, nag-aaral ako ngayon. Sige babe, tawagan na lang kita mamaya ha pag nakauwi na ako? Bye babe, I love you," anak ng letseng timing! Wala ng pakialam pa si Pierce sa timing, kailangan niya ng sabihin kay Leaf, alam niyang masasaktan ito pero di bale na kesa patuloy naman siyang lolokohin noong Owen na 'yun saka isa pa sooner or later matutuklasan din ni Leaf 'yun atleast hangga't mas maaga pa dapat malaman na ni Leaf!

"Leaf may sa---"

"Omg, ang sweet talaga ng boyfriend ko!" tuwang tuwang sabi ni Leaf pagkababa ng telepono, "May sorpresa raw siya sa birthday ko! Nae-excite na ako!!!"

"Birthday?" napa-isip si Pierce, oo nga pala marami pa siyang hindi alam tungkol kay Leaf at isa na doon ang araw ng kapanganakan nito.

"Yup, birthday ko na next week!" masayang sabi ni Leaf, "Ay, may sasabihin ka ba? Naputol kita sa pagsasalita e."

Hinampas ulit ni Pierce ang ulo sa may lamesa, hindi niya pwedeng sabihin ngayon. Hinding hindi, maling mali ang timing dahil hindi niya kayang siraan ang mga ngiti nito lalo na't nalalapit na ang birthday niya. Ayaw niyang sirain ang birthday nito kaya hihintayin niya munang matapos ito bago niya ipaalam ang tungkol kay Owen.

"Pierce?"

"Wala, wala akong sasabihin," nanlulumong sabi ni Pierce habang nakapatong pa rin ang mukha sa lamesa.

Nagpatuloy na lang ulit sila sa pagrereview nang biglang kumatok ang nanay niya at pumasok sa kwarto, "Pierce, anak, bumili ka naman ng toyo sa tindahan saka coke na rin. Leaf, hija, dito ka na maghapunan ha?"

"Naku hindi na po, nakakahiya naman."

"Bakit ako? Si Pear na lang pabilhin mo, nay."

"Leaf, ok lang iyon hija, 'wag ka ng mahiya. I insist na dito ka kumain. At oy ikaw Pierce, ikaw na ang bumili, wala ang kapatid mo."

"Sige na nga po, salamat."

"Walang anuman hija."

"Nay, nasaan na 'yung Pear na 'yun? Nasa sala lang siya kanina ah?"

"Biglang tinawagan ng kaibigan niya, nagpaalam sakin na sasaglit lang daw sa kaibigan niya. Hindi ko naman maiiwan 'yung nilululuto ko tapos may tinatapos na trabaho tatay mo kaya hindi ko maistorbo kaya tumayo ka na muna dyan at bumili ng toyo at coke."

Wala ng nagawa si Pierce kundi sundin ang utos ng nanay niya, sumama naman si Leaf sa kanya sa pagbili sa labas. Nagkataong wala ng tindang toyo sa tindahan malapit sa kanila at ang sunod na pinakamalapit sa kanila ay isang convenience store na lamang kaya nagtungo sila doon.

Pagkapasok nila ng convenience store ay napakinggan nila agad ang kantang "Let Her Go" ng Passenger. Winelcome sila ng guard at ang unang dinakuan ng paningin ni Pierce ay si Owen na may kasamang babae habang pumipili ng ice cream sa isang gilid, ang malupit pa dito ay nakaakbay si Owen sa babaeng iyon. Sa lahat lahat, kailangang ngayon pa sumulpot 'yung Owen na iyon?! Tinignan niya si Leaf at buti na lang sa ibang direksyon ito nakatingin kaya hindi niya agad ito nakita kaya naman hinila ni Pierce si Leaf sa kabilang direksyon para mapalayo kina Owen.

"D-doon tayo!" mabilis na hinigit ni Pierce si Leaf na ikinabigla ng babae pero sumunod na lang din ito sa paghila ni Pierce.

"Uy, ito 'yung toyo oh!" inabot ni Leaf ang bote ng toyo sa tapat ng shelf na tinigilan nila pero nagtaka siya nang humarap siya kay Pierce at nakita niya itong palingon lingon na parang may hinahanap, "Pierce, may problema ba?"

"H-ha? W-wala! Oo nga, toyo," kinakabahang sabi ni Pierce pagka-abot sa toyong hawak ni Leaf. Naiinis siya, ito na 'yung pagkakataon niya para ibuking si Owen kay Leaf pero ngayong alam niya ng malapit na ang birthday nito ay hindi niya magawang saktan ito. Bwisit.

"Nandoon ata ang coke," nakatingin si Pierce sa may salamin sa gilid ng convenience store at nakita niyang doon din papunta sa direksyon na itinuturo ni Leaf sina Owen at ang kasama nito kaya hinigit niya ulit si Leaf at dinala sa ibang direksyon.

"P-pierce! Saan ka pupunta? Doon 'yung coke."

"Oo, alam ko! Pero may nakita akong gusto kong bilhin."

"Ha? Ano?"

Hindi alam ni Pierce kung anong isasagot kaya dumampot na lang siya ng kung ano sa katabing shelf na hindi man lang tumitingin, "Ito."

Nagtaka si Pierce kung bakit parang kumunot ang noo ni Leaf at nag-cross arms ito, tinigtignan siya nito ng may pagtataka sa mga mata, "Pierce... aanhin mo ang napkin?"

Nanlaki ang mga mata niya sa sinabi nito at tinignan ang hawak, oo nga sanitary napkin nga ang nadampot niya, lumingon siya sa shelf na katabi, walang kamalay malay na nahigit niya pala ito sa mga shelves ng mga gamit pambabae.

"He... he... he..." napakamot ng ulo si Pierce at nag-isip ng palusot, "Ireregalo ko sana sa kapatid ko, malapit na rin kasi birthday niya. He... he... he."

"Uhh... napkin as a birthday gift? Uh... okay," hindi talaga maiintindihan kahit kailan ni Leaf si Pierce. Hindi niya ma-gets kung ano bang tumatakbo sa isipan nito.

Narinig ni Pierce ang pagbati ng guard sa lumabas na customer, tumingin siya sa direksyon na iyon at nakita niyang palabas na sina Owen, napabuntong hininga siya, sa wakas safe na rin! Susundan sana ni Leaf ang direksyon ng tinitignan ni Pierce pero agad hinarang ni Pierce ang harapan niya at itinulak siya patalikod, "T-tara na Leaf! Bilhin na natin 'yung coke!"

Nang makuha na lahat ng kailangan ay nagbayad na sila sa counter, napilitan tuloy si Pierce na bilhin pati 'yung napkin na dinampot niya. Akala talaga ni Pierce safe na pero pagkalabas nila ng convenience store, nakita niya sa harapan niya ang kanina pa niyang iniiwasang makita ni Leaf.

"Owen?"

Napa-angat ng ulo si Owen na noo'y may kinakalkal sa plastic na hawak ng kasama nitong babae na lumingon din sa tawag ni Leaf.

Ito na talaga, nasabi ni Pierce sa isip niya habang nakatayo sa tabi ni Leaf at naghihintay nang mga susunod na magaganap, sisirain talaga ng lalaking ito ang kasiyahan ni Leaf at ang nalalapit na birthday nito.

"Leaf! Babe, what are you doing here?"

Nakakapagtaka ngunit nakangiti lang ito at ganoon na rin si Leaf.

Hindi iyon ang reaksyong inaasahan ni Pierce.

## IKASAMPU

"Babe, what are you doing here? At bakit kasama mo 'yang gorilla na 'yan?!" Sa mga oras na iyon gustong higitin ni Pierce si Owen sa kwelyo nito, kaladkarin sa mataeng kalsada, ihagis sa loob ng mabahong basurahan at sunugin ito pero pinigilan niya ang sarili niya na gawin ang mga brutal thoughts na iyon dahil nasa harapan niya si Leaf, his love so sweet.

"Ano ba babe, 'wag ka ngang ganyan kay Pierce. Tinutulungan ko syang mag-review at makahabol sa lessons, dumaan lang kami saglit dito sa convenience store para bumili ng kaonting bagay."

"You're just wasting your time on him, he's a brainless idiot. Walang sense na mag-review with him."

"Hoy!" Hindi na napigilan ni Pierce ang sarili at susunggaban na sana nya talaga si Owen pero pinigilan siya ni Leaf, hinarang ng braso nito ang dadaanan nya.

"Owen, ano ba. He's not doing anything to you na so please be kind to him."

"You are really an animal lover babe, huh? Ok, I'll be kind to animals. No to animal cruelty diba?" Hahagisan talaga ni Pierce ng malaking bato ang pretty face ng Owen na iyon para matanggal sa mukha nito ang mapang-asar na ngiti. Grr!

"Babe, stop." Itinaas ni Owen ang magkabilang kamay as a sign na he's going to stop insulting Pierce, bumuntong hininga na lang si Leaf at itinuon ang pansin sa kasamang babae ng boyfriend, "Hi Kaiby! Long time no see!"

Inobserbahan ni Pierce ang tinawag ni Leaf na "Kaiby", hindi niya matandaan kung ito nga ba 'yung babaeng kasama at kahalikan noon ni Owen, hindi niya kasi maalala ang mukha noong babae dahil saglit niya lang iyon nakita at hilo pa siya mula sa pagkakabugbog noong mga oras na iyon. Tinignan niya ito: matangkad, mahaba, wavy ang buhok nito at walang buhok na humaharang sa makinis nitong mukha dahil sa suot na simpleng itim na headband. Matangos, mataas ang cheekbones, maganda ang mukha, maganda rin ang katawan pero hindi interesado si Pierce. Aaminin niyang nagandahan siya dito pero para sa kanya mas maganda pa rin si Leaf, simple pero maganda, maganda sa loob at labas, magandang maganda, walang tatalo sa ganda nito. Ganoon siya ka-attracted kay Leaf.

"Hello Leaf! Oo nga, I'm glad tumigil muna kami dito sa convenience store to buy some ice creams before going home," itinaas nito ang hawak na plastic bag upang ipakita ang mga biniling ice creams, "Medyo napagod kasi kaming parehas nitong si Owen from our after school club activities, isipin mo kakatapos lang namin! Gabi na kami halos pinauwi! Argh! Sino nga pala kasama mo?"

"Ah, si Pierce," tumango lang si Pierce kay Kaiby nang ipakilala siya ni Leaf, inisip ni Pierce na baka hindi ito 'yung babaeng kasama noon ni Owen dahil mukhang kakilala naman din ito ni Leaf, "Kaklase ko nga pala, I'm helping him to cope up sa lessons namin."

"I see, hi Pierce! I'm Kaiby," hindi umimik si Pierce nang kausapin siya nito, tango lang ulit ang sinagot niya. Tinatamad siyang kausapin ito. Si Leaf na lang ang nagsalita, "Late na late na nga ang tapos niyo. Malapit na ang basketball tournaments between different schoolds diba kaya kailangan na mag-practice ng mag-practice and of course as the manager ng team niyo, siguradong busyng busy ka na rin."

"Naku! Sinabi mo pa!" Reklamo nito, "Sino nga pala lalaban sa team ng school nyo? Iyon pa rin ba ang captain nyo?"

"Yup, si kuya Thunder." Hindi makasunod si Pierce sa usapan nila, magka-anu ano ba silang tatlo? Narinig niyang team manager daw itong Kaiby na ito, basketball team ata? Ang tanda nya kasi player si Owen, player in both meanings. Pero sino 'yung captain ng basketball team ng school nila? Iyong tinawag ni Leaf na kuya Thunder, bakit may kuya? Magkapatid ba sila o ano?

"Eee! Iyon? Diba may crush sa'yo 'yun!"

"Ano ba, last year pa 'yun nuh!" Tanggi ni Leaf at biglang sumingit si Owen sa usapan at hinila si Leaf palapit sa kanya at inakbayan habang tinitignan niya ng may pambabata si Pierce, "And I made it clear to that Thunder that he better get lost because this girl is mine. And that same goes to you monkey head, akin lang ang babaeng ito kaya tigilan mo na ang pangangarap na balang araw ay mapapasayo siya."

Napa-tsk! lang si Pierce, inilagay niya sa loob ng bulsa niya ang kamay niyang gustong manuntok, "Huwag kang mag-alala Owen, hindi talaga siya mapapasa-akin dahil kahit kailan hindi ko siya ituturing na isang bagay o pagmamay-ari na pwedeng kolektahin, paglaruan o isantabi."

Naglakad na si Pierce paalis, dinanggil niya lang ng malakas ang balikat ni Owen pagkadaan nya sa gilid nito.

"T-teka lang Pierce, hintayin mo ako!" Narinig niya ang tawag ni Leaf sa kanya pero nagpatuloy lang siya sa paglalakad, masyado siyang naiinis sa Owen na iyon, ang lakas ng loob niyang sabihing pagmamay-ari niya si Leaf samantalang ginagago niya lang naman ito.

"Babe, alis na ako ha? Ikaw kasi e, 'wag mo na ngang awayin 'yung tao, hindi ka na nga ina-ano dyan e. Sige na, tawagan na lang kita mamaya ha? Kaiby, bye bye na rin ha? Kitakits na lang tayo sa tournament ha? Ingat kayo sa pag-uwi!" Hinalikan muna niya ng mabilis sa labi ang boyfriend bago tuluyang umalis at sinundan si Pierce.

"Uy Pierce, ang bilis mong maglakad!" Halos tumakbo na siya para mahabol lang ito, "Bakit ka nagwalk out?"

'Tsk! Manhid ba sya?' Napatingin na lang sa gilid si Pierce at naisip iyon. How could she not realise na nagwalk out sya dahil sa Owen na iyon?! Dahil sa naiinggit siya, nagseselos at naiinis sa lalaking iyon na sa kabila ng pretty face nitong mukhang inosente, mabait, disente ay isang malaking mapanlinlang na katauhan.

Bigla niya na lang narinig tumawa si Leaf na naglalakad sa tabi niya, tinignan niya ito at nakita niyang tinatakpan nito ang bibig ng kamay upang takpan ang mga bungisngis habang nakatingin sa kanya na parang tinutukso siya, "Ikaw ha!"

"Ano?!" May halong inis at pagtataka sa boses niya.

"Nakita mo sila kanina ano, pagkapasok natin ng convenience store? Inakala mo sigurong niloloko ako ni Owen kaya pinilit mo akong magpunta sa ibang direksyon kanina at kaya ang weird weird mo kanina dahil gusto mong iwasan na makita kong may kasamang ibabang babae si Owen diba? Dahil alam mong masasaktan ako."

Napakamot si Pierce ng ulo at inilayo ang tingin sa babae, bigla siyang nakaramdam ng hiya na noon ay hindi naman uso sa makapal niyang mukha, "H-hindi kaya."

"Eee! Hindi ako naniniwala sa'yo, hindi ka mapapabili ng napkin na kunwari regalo mo sa kapatid mo kung hindi mo ako inililigtas kanina! Alam kong iniiwas mo akong makita si Owen kanina dahil gusto mo akong protektahan, ayaw mo akong masaktan diba? Kahit mali ang akala mo dahil mag-bestfriend lang si Owen at Kaiby, ay na-touch pa rin ako sa ginawa mo. Thank you, Pierce."

Hindi pa rin nawawala ang hiyang nararamdaman ni Pierce, nakatingin lang siya sa kalsada habang nasa ulo niya pa rin ang kamay niya at tumango na lang siya bilang acknowledgement sa pasasalamat nito sa kanya.

"Pero Pierce," sinilip niya ang babae sa gilid ng mata niya, nasa likod nito ang mga magkadaop nitong mga kamay habang nakayuko ito, mukhang tinitignan ang bawat hakbang, minsan ay sinisipa ang maliliit na batong madadaanan, "Sa susunod 'wag mo na akong poprotektahan pagdating sa mga ganoong bagay, mas pipiliin kong makitang niloloko niya ako kesa maniwalang ako lang ang mahal niya kahit hindi naman. Huwag kang magalala para sa akin, kaya ko naman ang sarili ko."

Napalingon siya dito at nakita niyang ini-angat nito ang ulo at nasilayan niya ang napakagandang ngiti sa mukha nito, ito na... Ito na ang pagkakataon para sabihin niya kay Leaf ang tungkol sa panloloko ni Owen. Pero... Arghhh! Kailangan bang ngayon niya na sabihin? Ngayong ang lawak ng ngiti sa kanya ng babaeng ito? Kailangan bang ngayon niya sirain ang mga ngiti sa labi nito? Pero ito na mismo ang nagsabi sa kanya na kung may matuklasan siya ay dapat sabihin niya dito, pero kahit na talaga! Hindi niya masabi! Dati naman wala siyang paki-

alam kung anong sabihin niya, kung anong pumasok sa isip niya sinasabi niya ng basta basta na hindi man lang pinagiisipan ng husto pero nabago iyon simula nang makilala niya si Leaf. Sa tuwing nasa harap niya ang babaeng ito, hindi niya agad masabi ang ibang bagay na gusto niyang sabihin, pag-iisipan niya ito ng sobra sobra to the point na hindi niya na ito masasabi sa huli dahil iniisip niya rin kung anong mararamdaman ng babae. Argh! May nakitang poste si Pierce, nilapitan niya iyon at inuntog untog ang ulo. Hindi na kaya ng natutunaw niyang utak ang lahat ng kaguluhan sa kanyang isipan.

"P-pierce?" Nagaalalang nilapitan ni Leaf si Pierce. Iniisip na siguro nitong nababaliw siya, nasobrahan siguro sa pagrereview nila kanina.

Itinigil niya na ang pagpukpok ng ulo sa poste at sinabing ayos lang sya, hindi na sila nag-imikan pa hanggang sa nakabalik na sila sa bahay ni Pierce.

Tinapos na nila 'yung natitirang assignment at tapos na rin sila sa pagrereview nang tawagin na sila ng nanay ni Pierce para kumain na ng hapunan. Naka-upo sa gitna ang pala-ngiting tatay ni Pierce, makikita ang katandaan nito sa mga ilang puting buhok na humahalo sa itim, ngunit kahit may edad na ay batang bata pa rin ang katawan, mukhang alagang alaga sa exercise! Napag-alaman ni Leaf na isang computer programmer pala ang tatay ni Pierce, hindi niya inakala 'yun dahil iniisip niya dati na isang boksingero, wrestler o kung anumang may kinalaman sa pakikipagbugbugan ang tatay nito. Hindi niya rin inaasahan na sobrang babait na tao pala ang pamilya ni Pierce, ibang iba sa na-imagine niya na magulo at maingay na pamilya. Mukhang si Pierce lang talaga ang magulo at maingay sa pamilyang iyon. Naka-upo si Pierce sa kanan ng tatay nito at siya naman sa kanan ng

lalaki, katapat niya ang nakababatang kapatid ni Pierce na katabi ang nanay nito na nagsasandok ng kanin. Ang sayang kasama ng pamilya ni Pierce, she already feel comfortable with them.

"Ate Leaf, may tanong lang ako," tumingin siya sa kapatid ni Pierce, hinihiwa nito ang karne at nang mahiwa ay ini-angat nito ang tingin sa kanya saka nagtanong, "Kayo ba ni kuya?"

Dinampot ni Pierce ang baso, uminom dito ng mabilis at ibinuga sa kapatid, nainis naman ang huli sa kanya na napatayo sa bigla at pandidiri, "Eew kuya! Hindi ka naman nasamid e, sadyang binuga mo sa akin ang tubig mo! Ang yucky mo talaga, imposibleng may maganda kang girlfriend tulad ni ate Leaf. Hindi kayo bagay! Ate Leaf, 'wag na 'wag mo papatulan ang kuya ko ha? Siya ang pinakanakakadiri at pinakanakakaturn off na lalaki sa balat ng mundo, gusto mo sabihin ko sa'yo lahat ng nakakadiri niyang sikreto? Lahat ng nakakadiri niyang gawain? Marami akong ikekwento sa--- ahh!"

Naramdaman na lang nyang may brasong pumatong sa may leeg niya at hinihigit siya paatras at may kamaong gumugulo ng buhok niya sa tuktok ng ulo niya, "Oy! Anong pinagsasasabi mo ha? Gusto mo ibuking ko naman ang mga nakakadiri mong gawain sa mga kaibigan mo, ha? Lalo na sa crush mo?"

"Ano ba kuya, bitawan mo nga ako!" Nagsisimula na naman magtalo at magwrestlingan ang magkapatid, sinusuway na sila ng mga magulang nila pero hindi pa rin nagpapa-awat ang dalawa. Pinanuod na lang sila ni Leaf habang natatawa sa masayang eksena ng pamilya sa harapan niya.

Matapos ang hapunan ay inihatid na ni Pierce si Leaf sa labas dahil gabi na at madilim na sa kalsada, uuwi na ito. Naglakad lakad muna sila habang wala pa silang nadadatnang tricycle.

"Nakakatuwa ang pamilya mo at ang sarap magluto ng nanay mo, sobrang nabusog ako."

"Talaga?" Natuwa si Pierce na malamang nag-enjoy si Leaf sa pagbisita nito sa bahay niya, "Balik ka ha? Balik ka sa amin kapag gusto mo ulit, sasabihin ko kay inay na ipagluto ka ng specialty niya sa susunod."

Gustong gusto talaga ni Pierce na sana may susunod pa.

"Sige, sa susunod magpapasabi ako sa'yo kapag dadalaw ako para hindi ka nabibigla," natuwa si Pierce sa sagot niya at napakamot rin ng ulo sa hiya pagka-alala ng pangyayari kaninang umaga. Naalala niya ang mga porn magazines niyang inihagis niya sa labas ng bintana nya kanina, wish niya lang hindi dinekwat ng kapitbahay niya.

Biglang nag-ring ang cellphone ni Leaf, may message ito at binasa.

"Nag-text si Kaiby," ngumiti si Leaf pagkabasa ng text, "Ang sabi niya pupunta raw ang basketball team nila sa school natin next week, may practice match daw sila sa team ng school natin. Ang saya, nasa school natin si Owen next week, mapapanuod ko rin muli siya sa wakas maglaro ng basketball!"

Nakita ni Pierce na parang may mga kislap sa mga mata nito habang sinasabi ang mga bagay na iyon, ang lawak lawak ng mga ngiti niya, masayang masaya siyang malamang makikita niya ang boyfriend niyang maglaro sa school nila next week. Nainggit siya kay Owen, gusto niya rin magkaroon ng ganoong mga kislap sa mga mata ni Leaf kapag pupuntahan siya nito upang makita. Asar! Nag-isip na lang siya ng ibang bagay para hindi niya maisip kung gaano siya naaasar sa Owen na iyon.

"Sino nga pala 'yung Kaiby na 'yun?" Iyon na lang ang naitanong niya tutal naguluhan din naman siya kanina kung bakit magkakilala ang dalawang babae.

"Ah, siya si Kaiby Gan, schoolmate siya ni Owen at siya ang team manager ng basketball team nila. They're good friends," naputol ang mga kasunod na sasabihin ni Leaf nang may dumaang tricycle, tinawag niya ito at pumara, bago sumakay, hinarap niya saglit si Pierce upang ituloy ang naputol na sasabihin, "At mag-ex silang dalawa, last year lang silang nag-break. Kaya alam mo, na-appreciate ko talaga iyong pag-iwas mo sa aking makita sila kanina sa convenience store kasi hindi ko man pinapakita, ang totoo niyan ayaw ko silang makitang magkasama. Kapag nakikita ko silang magkasama, kinakabahan ako, maraming negative thoughts na pumapasok sa isip ko, kahit friends na lang sila hindi ko pa rin maalis sa isip ko na baka anytime magkabalikan na sila at iwan na ako ni Owen."

"Oy, maglalandian pa ba kayo dyan o sasakay kayo? Naaksaya oras ko sa inyo!" Biglang nabwisit si Pierce sa pag-epal ng driver, hindi ba ito nakakabasa ng atmosphere?! Kita nang may nagaganap na drama scene sabay eepal, kabwisit, gusto niya tuloy batuhin ng tsinelas iyong driver.

"SANDALI LANG MANONG!!!" Sigaw na lang ni Pierce.

Tumawa si Leaf at itinuloy ang gustong sabihin, "Alam mo hindi ako sure sa sarili ko, wala akong sapat na confidence, napaka-negative ko, lagi ko na lang iniisip na baka mamaya ayawan na ako ni Owen, baka mamaya hindi na niya ako mahal. Alam mo kapag nangyari 'yun, iiyak ako. Siguro tulad nang pag-iyak mo noong hindi ko tinanggap ang nararamdaman mo para sa akin."

Nabigla si Pierce, "Nakita m---?"

Tumango tango si Leaf habang nakangiti, inilagay niya ang ilang piraso ng buhok na tumatabing sa mukha niya sa likod ng tenga niya, "Tinakpan mo ang mukha mo ng saklob mo at tumalikod ka na pero nakita ko pa rin ang mga tumutulo mong luha noon. I'm really sorry, alam kong nasaktan kita ng sobra sa pagtanggi ko sa'yo kaya sinusubukan kong bumawi sa'yo kahit bilang kaibigan man lang. Alam mo ba noong araw na nakita kitang umiyak noon natakot ako, natakot akong baka balang araw, bilang karma, ay umiyak din ako ng tulad ng pag-iyak mo

noon sa oras na hindi na tanggapin ni Owen ang pagmamahal ko sa kanya. Alam mo Pierce, mahal na mahal ko talaga si Owen."

"Oy ano ba matagal pa ba kayo? Aalis na ako!"

"Saglit lang sabi! Extend pa 5 minutes!" Inis na sigaw ni Pierce, bwisit na driver talaga oh.

"Aba't ginawa pa akong computer shop?! Hoy anong extend ka dyan?!"

"Sige na nga, sasakay na ako," natatawang sabi ni Leaf, "Sige Pierce, maraming salamat! Alam mo bang ang sarap mong kausap? Akala ko dati nakakainis ka kasi ang weird at ang creepy mo, pero in the end napaka-kumportable mo palang kasama kahit weird at creepy ka pa rin."

Sumakay na sa loob si Leaf at aandar na ang tricycle nang hawakan ni Pierce ang kamay ni Leaf, ikinabigla naman ito ng babae at pagkatingin nito sa mga mata ni Pierce ay nakita niya ang determinado at sincere na pagkatao nito, "Leaf, 'wag na 'wag kang mag-alala, kahit sinabi mo kaninang 'wag kitang protektahan ay poprotektahan pa rin kita."

"Sige na, sige na, ang baduy nyo! Mga kabataan talaga ngayon! Kung hindi ka sasakay, papaandarin ko na 'to!" Inalis na ni Pierce ang hawak sa kamay ni Leaf at pinaandar na nga ng driver ang tricycle. Ikinaway na lang sa kanya ni Leaf ang kamay nito at nginitian siya hanggang maglaho na ito sa paningin niya.

"Poprotektahan kita," inulit ni Pierce ang mga salitang iyon sa sarili habang naglalakad na mag-isa pabalik sa bahay nya, "Kaya ko nga ba siyang protektahan sa isang bagay na alam kong kahit anong mangyari ay hindi niya maiiwasan? Gusto ko siyang protektahan sa panloloko sa kanya ni Owen pero paano? Siguradong kapag sinabi ko sa kanya ay masasaktan siya at kapag hindi ko sinabi sa kanya, masaya nga siya pero nagmumukha naman siyang tanga. Ano ba ang dapat kong gawin? Pakiramdam ko kahit anong gawin ko ay masasaktan siya, hindi ko siya mapoprotektahan."

"Ahh!" Naiugulo na lang ni Pierce ang buhok niya, "Sasabog ang utak ko nito!"

Nang makarating na si Pierce sa bahay, sinalubong agad sya ng pang-aasar ng kapatid niyang si Pear. Gusto niya sanang patulan ito kaso bigla siyang nakaramdam ng matinding sakit ng ulo, hindi na lang niya pinansin ang kapatid at umakyat ng kwarto niya. Ni-lock niya ang sarili doon at humiga sa kama nya habang hawak hawak ang sentido niya, sobrang sakit ng ulo niya. Sa tingin niya dahil lang ito sa sobrang pagod, itutulog nya na lang ito. Pero kahit ipikit niya ang mga mata niya at kahit anong gawin niya ay hindi siya makatulog.

Tumayo siya ng kama para pumunta sa baba at humingi ng gamot pampaalis ng sakit ng ulo sa nanay niya pero pagkatayo niya ay parang gumalaw ang lahat ng nasa paligid niya, bigla siyang nahilo at naramdaman niyang may pumatak mula sa ilong niya sa may sahig. Tinignan niya kung ano iyon at nakita niyang kulay pula ito, hinawakan niya ang ilalim ng ilong niya, naramdaman niyang may likidong tumutulo dito, tinignan niya ang mga daliri niyang ipinanghawak niya at nakita nyang duguan ito.

Umikot na naman ang paningin niya.

Nanghina siya at bumagsak sa sahig.

Bago magdilim ang lahat iniisip nyang sana pagod nga lang ito.

IKALABING-ISA

IKA-LABING ISA

"Asar! Ngayon pa nawalan ng tinta ang ballpen ko," nagsasagot ng quiz si Bana nang marinig niya ang ingay ng ballpen na tinataktak sa may lamesa, naririnig niya ang mahinang reklamo ni Oranggu, "Kaasar 'tong ballpen na 'to, ang mura mura nga ang bilis naman maubos ng tinta! Bwisit!"

Binuksan ni Bana ang pencil case na nakapatong sa lamesa nya at kumuha ng ballpen na puro design ng puso (lahat ng ballpen nya ay may design at minsan may mga palawit pa na cute), ini-abot nya ang ballpen sa likod nya na hindi lumilingon. Hindi agad ito inabot ng nasa likod nya, siguro ay nabigla sa pagpapahiram nya pero maya maya lang din ay naramdaman nyang may humigit na ng ballpen sa kamay nya at naramdaman nya rin ang saglit na pagtama ng daliri nito sa may kamay nya.

"Salamat," mahina lang 'yung bulong pero sapat na para marinig niya at mag-init ang mukha, pinatong nya ang mga kamay sa may bibig habang nakayuko at nakatingin sa kanyang papel. Hindi nya malaman kung bakit pakiramdam nya ay nag-iinit ang mukha nya sa tuwing nagkakadikit sila ni Oranggu o sa tuwing nakikita nya ito o nakakausap. Naaalala nya iyong gabing hinalikan nya ito, pagkatapos nun ay hinatid na siya ni Oranggu sa kanila na wala miski isa sa kanila ang umimik tungkol sa halikang naganap kahit hanggang ngayon, wala miski isa sa kanila ang bumabanggit ng mga pangyayari noong gabing iyon, balik na sila ulit sa dati na normal na magkaklase. Pakiramdam nya tuloy parang wala lang kay Oranggu iyong halik na naganap, tutal dati rin naman hinalikan siya nito pero para patahimikan lang siya. Mukhang sa kanilang dalawa, siya lang ang naging hindi komportable sa isa't isa pagkatapos ng pangyayaring iyon. Mukhang sa kanilang dalawa, siya lang ang hindi mapakali, naguguluhan sa nararamdam at namumula sa tuwing makikita siya. Mukhang sya lang ang apektado.

Pagpatak ng ala-una ay nag-bell na, kailangan na nilang isubmit lahat ang papel nila dahil lunch break na. Naramdaman niya na lang sa gilid niya ang isang kamay at ang pagpatong nito ng ballpen sa tabi niya, hindi niya nai-angat ang tingin dahil alam niya naman na kung sino ito.

"Salamat ulit Bana," inayos niya lang ang buhok niya na tumatabing sa mukha niya at tumango tango habang iniiwas ang tingin dito. Naramdaman niyang umalis na ito at naglakad na papunta sa harapan, saka lang niya itinuon ang pansin dito, pinagmasdan ang malalapad nitong balikat at ang lalaking lalaking likod nito. Kailan pa nagsimulang maging attractive sa paningin niya si Oranggu? Sinampal sampal nya ng mahina ang magkabilang pisngi at saka tumayo upang i-submit na rin ang kanyang papel sa guro. Nang ma-isubmit na niya at pabalik na siya sa upuan, nasilayan niya si Oranggu na nagpunta sa upuan ng kaibigan, nakikipagkulitan dito.

"Ay!" Dahil sinusundan ng tingin niya si Oranggu ay hindi niya tuloy napansin ang tao sa harapan niya at nabunggo ito.

"Huy ano ka ba Bana, natutulala ka dyan? Saan ka ba nakatingin?" Susundan na sana ni Leaf ang direksyon ng tinitignan nya kaya hinigit niya ito sa balikat at inihirap sa may pintuan ng classroom nila, "Tara sa canteen! Nagugutom na ako! Kamusta quiz?"

Nagpapasalamat na lang si Bana at nadistract niya si Leaf, buti hindi nito nakita na pinagmamasdan nya si Oranggu. Sigurado kasi siyang mawiwirduhan ang kaibigan sa kanya, kahit siya nga ay nawiwirduhan na sa sarili. Paanong nangyari na nagkakaroon ng ganito kalakas na epekto sa kanya ang monkey head na iyon?!

"Boss, ayos ka lang ba? Parang kanina ka pang matamlay ah, naninibago tuloy ako sa'yo," umupo si Oranggu sa bakanteng upuan ni Leaf sa tabi ni Pierce na nakapatong ang ulo sa may mga braso sa may lamesa.

"Okay lang ako, medyo hindi lang maganda pakiramdam ko pero okay lang ako."

Tumayo si Oranggu para pumunta sa upuan niya at kunin ang lunch box nya, "Sigurado ka boss, gusto mo dalhin kita sa clinic?"

"Bakit kapag ikaw ang nagsabi nyan, ang bading pakinggan?" Natatawang sabi ni Pierce. Nasa tabi niya na ulit si Oranggu at binubuksan na ang lunch box, "Bromance!"

Natatawa silang parehas pero inaamin nila sa isa't isa na may bromance nga sa pagitan nila, hindi bromance na bading sila at nagto-toot toot sila sa isa't isa kundi iyong tipo ng bromance kung saan parang pamilya ang turing nila sa isa't isa. Sa kanilang dalawa parang si Oranggu ang kuya at minsan para na ring nanay ni Pierce, laging ito ang nagaasikaso sa huli at laging nagbabantay dito, laging ito ang nag-alala kay Pierce dahil parang si Pierce ang makulit, magulo, careless at hindi makatwirang nakakabatang kapatid.

"Hindi ka kakain?" Tanong nya kay Pierce, umiling lang ito sa kanya, "Wala akong gana."

"Sigurado ka bang ayos ka lang talaga?" Tanong ulit ni Oranggu, hinipo niya ang noo ng kaibigan upang pakiramdaman ang temperatura nito, "Wala ka namang lagnat."

"Nahihilo lang ako."

"Kumain ka muna tapos ihahatid kita sa clinic para doon ka makapagpahinga ng ayos," kinuha ni Oranggu ang lunch box ng kaibigan sa may bag nito at inilagay sa harap ni Pierce na inilayo naman nitong huli, "Wala nga akong gana."

"Kumain ka kahit kaonti lang kundi ipapakita ko kay Leaf iyong picture mo na nadapa ka sa may tae ng kalabaw noong binisita natin ang lolo mo sa probinsya nyo."

Agad napa-angat si Pierce, binuksan ang lunch box at sinimulang kumain.

"Good boy," parang nanay na kuntentong na-blackmail ang anak si Oranggu.

Matapos kumain ay inihatid na ni Oranggu si Pierce sa clinic, pagkatapos niyang ihatid ito sa clinic ay babalik na sana siya sa may classroom nang mapatingin siya sa may baba ng bintana habang naglalakad sa may hallway. Nakita niya doon si Bana na may kasamang lalaki, nasa may likod sila ng building at sila lang dalawa ang nandoon, mukhang naiinis si Bana at sinisigawan ang lalaking kasama, nakita niyang hinawakan ng lalaki ang kamay ni Bana at pinipilit ng huli na makawala. Agad agad siyang tumakbo upang tulungan si Bana.

"Ano ba, bitawan mo nga ako!" Pilit inaalis ni Bana ang hawak sa kanya ng isang junior, isa sa mga manliligaw nya kahit hindi naman niya pinayagang manligaw.

"Bakit ba ayaw mo sa akin? Ang arte arte mo, akala mo naman napakaganda mo!"

"Ang kapal din naman ng mukha mo, bakit? Akala mo ba ang gwapo gwapo mo rin para magkagusto ako sa'yo? Pwede ba!"

"Ilang buwan na akong nanliligaw sa'yo hindi mo pa rin ako sinasagot?!"

"Sino ba nagsabi sa'yong ligawan mo ako? Ikaw ang nanligaw dyan kahit sinabi ko na sa'yong never in a chance akong magkakagusto sa manyak na tulad mo!"

"Ang arte mo talaga kahit kailan ano? Pa-virgin ka masyado, nililigawan lang naman kita dahil malaki ang nasa harapan mo e."

"Eew! Totoo nga talaga ang sabi nila, dakilang manyak ka nga! Eew, bitawan mo nga ako! Ano ba!"

"Pahawak lang ako, matagal ko nang pinanggigilan iyang mga 'yan e," pilit siyang hinahawakang ng lalaking iyon at panay naman ang iwas niya at pagtulak dito pero hindi pa rin nito binibitawan ang hawak sa kamay nya, sisigaw na sana siya nang biglang bumitaw ang manyak sa kanya at nawala ito sa harap niya, pag kurap ng mga mata nya ay nakita niya na lang sa sahig ito at sa harapan niya ang likod ni Oranggu.

"Hoy manyak, ang lakas ng loob mo na dito pa mangmolestiya ng babae sa school ha? Kung ayaw mong mapatalsik sa school na ito, tigil tigilan mo na si Bana! Malalagot ka pati sa akin kapag nilapitan mo pa siya! Naiintindihan mo?!"

Hindi niya alam kung anong klase ng ekspresyon ang ipinapakita ni Oranggu sa kausap dahil nakatalikod ito sa kanya pero base sa reaksyon nang kausap nito na tumayo agad at nagmamadaling tumakbo palayo ay mukhang may nakita itong nakakatakot sa ekspresyon ni Oranggu. Pero paglingon naman sa kanya ni Oranggu, pag-aalala

lang ang nakita niya sa mga mukha nito, ini-abot nito ang kamay niya na hinawakan kanina nung manyak at chineck ito kung may sugat man sya o kung anuman.

"Ayos ka lang ba?"

"H-ha? O-oo!" nanginginig na hinigit ni Bana ang kamay sa hawak ni Oranggu, hindi siya nanginginig sa takot sa nangyari kanina kundi sa lapit ng distansya nila sa isa't isa at sa pagdikit ng mga balat nila nang hawakan siya nito.

"Sigurado ka?" kamuntik na siyang mapaatras at matumba nang ipatong ni Oranggu ang kamay nito sa may pisngi niya at tinignan siya ng may sobrang pag-aalala sa mga mata.

"A-ayos lang ako," bulong niya na lang sa sarili nang maramdaman niyang pababa ng pababa ang mukha ni Oranggu sa kanya, dahan dahan niyang sinara ang mga mata niya at hinihintay na lumapat ang mga labi nito sa labi niya ngunit lumipas na ang ilang sandali ay wala pa ring lumalapat na kahit ano. Nagtataka na tuloy siya habang nakapikit pa rin ang mga mata.

"Magta-time na, bilisan mo!" napamulat na lang siya ng mga mata niya nang marinig niyang magsalita si Oranggu, pagmulat niya ay wala na si Oranggu sa harapan niya at nakita niyang naglalakad na ito palayo sa kanya at pabalik sa classroom nila. Medyo nainis siya, imahinasyon niya lang ba na gusto siyang halikan kanina ni Oranggu o pinaasa lang talaga siya nito? Sa inis niya, hinabol niya si Oranggu at sinipa ang likod nito, kamuntik nang sumubsob si Oranggu sa may lupa kaya naman nilingon siya nito na sobrang inis sa kanya.

"Para saan naman 'yon?! Bakit ka naninipa dyan?!"

"No particular reason! Hmp!" nagcross arms lang siya at inilayo ang tingin dito, inis pa rin sa pagpapaasa nito kanina sa kanya.

"Asar 'to ah," iyon na lang ang nasabi ni Oranggu at naglakad na sila pabalik ng classroom. Lihim na napangiti si Bana, atleast walang iwasan o ilangang nagaganap sa kanilang dalawa, katulad pa rin talaga sila ng dati.

Habang naglalakad na sila sa hallway ay biglang nagsalita ulit si Oranggu, "Nangangailan nga pala ng part timer 'yung gas station na pinagtatrabahuhan ko sa gabi."

"E ano naman ngayon?" tanong ni Bana, nagtataka kung bakit sa kanya nabanggit ito ni Oranggu.

"Kung gusto mo pwede kang mag-apply, hindi ba't gusto mo pang um-attend nung piano lessons mo? Kung magpa-part time ka dun, pwede mong gamitin 'yung pansweldo mo pambayad sa piano lessons mo, gabing gabi man 'yung part time atleast pwede ka namang maka-attend ng piano lessons mo dahil hindi makakasabay ng schedule mo hindi ba?"

"H-ha? You expect me to work on a gasoline station?" hindi makapaniwala si Bana, tama si Oranggu, dahil may financial problems sila ngayon ay kailangan niya ng pera para makapagpatuloy siya sa piano lessons niya.

"Kung kailangan mo talaga, hindi ka na dapat namimili ng trabaho. Kung gusto mong magpart time sa fast foods o sa mga tindahan, magiging problema 'yun sa schedule mo dahil hindi ba ang piano lessons mo ay pagkatapos ng klase natin sa hapon? Kadalasan ng mga part time na ganoon ay sa ganoong oras nagsisimula, 'yung gasoline station lang ang alam kong tumatanggap ng part time na medyo late ang simula. Ang maganda pa dito, tumatanggap sila kahit wala ka pang experience, matino rin ang sweldo. Pero kung ayaw mo naman, pwede mo i-try mag-call center o ewan, try mo maghanap ng ibang part time na hindi sasabay ang oras sa piano lessons mo. Suggestion ko lang naman 'yung pag-part time sa gas station, bahala ka kung ayaw mo o hindi."

"S-sige, ita-try ko mag-apply! Basta samahan mo ako ha?" hindi nakatingin sa kanya kanina si Oranggu pero napatingin ito bigla sa kanya nang tanggapin niya ang inaalok nito, hindi rin siguro nito inakala na papayag siya. Pero natuwa kasi si Bana na malamang iniisip at inaalala siya ni Oranggu.

"Kung okay lang sa'yo dadaanan kita sa bahay niyo? Alas ocho pa naman 'yun."

"Sige," hindi alam ni Bana kung bakit siya kinilig, hindi naman sila magde-date pero 'yung paraan ng pagkakasabi ni Oranggu na dadaanan daw siya nito sa bahay nila mamaya ay parang susunduin siya nito para sa date nila. Ahh! Bakit ang lawak ng imahinasyon niya masyado!

-â™¥-â™¥-â™¥-

"Useda, pwede ka ng umuwi, tapos na ang klase niyo," tumayo na si Pierce nang gisingin siya ng doktor sa clinic ng school nila, medyo lumipas na ang pagkahilo niya kanina. Hindi niya alam kung bakit siya nagkakaganon, kagabi sumakit din ang ulo niya at nahilo siya, dumugo pa nga ang ilong niya at nawalan siya ng malay. Hindi naman napansin ng mga kasama niya sa bahay na nawalan siya ng malay kagabi dahil naka-lock ang pinto niya at akala siguro nila tulog na siya, kaya naman nagising siya sa may sahig, buti na lang talaga walang nangyaring masama sa kanya. Siguro pagod lang talaga 'yung nangyari o nasobrahan sa pag-aaral kahapon o kaya naman nasobrahan ang pag-untog niya ng ulo niya sa lamesa at poste. Maayos na naman kahit paano ang pakiramdam niya ngayon dahil nakapagpahinga na siya buong hapon sa may clinic ng school nila. Iyon din naman ang payo sa kanya ng doktor sa clinic ng school nila, baka pagod nga lang daw ito o siguro stress lang kaya dapat ipahinga niya lang daw ito. Siguro rin daw ay masyado niyang pinuwersa ang sarili niya na gumaling agad at kumilos ng kumilos kahit kagagaling lang nito sa mga bali at sugat nito noong mga nakaraang araw. Siguro nga tama 'yung doktor kasi inalis niya na rin 'yung mga benda niya kahit medyo hindi pa magaling lahat ng sugat niya, sa Sabado pa nga niya dapat tatanggalin ang saklay niya pero pinilit niya kahapong 'wag ng gamitin ito dahil kahit papaano naman na ay nakakalakad na siya ng ayos kahit paika-ika nga lang ng kaonti.

"Ang sarap matulog!" nag-iinat si Pierce habang naglalakad na papunta sa classroom nila upang kunin ang naiwang gamit, wala na masyadong tao sa corridor, ilang minuto na rin siguro ang nakalipas nang mag-bell.

Naririnig niya sa baba ang mga sigawan ng mga studyante at ang tunog ng mga bola, nagsisimula na ang mga club activities o kung anu anong practice sa baba.

"Maalala mo sana ako dahil noon pa man, sa'yo lang nakalaan ang pag-ibig ko," bigla niyang naalala 'yung kantang narinig niya noong isang araw sa radyo at 'tila nanatili ito sa utak niya kaya ngayon ay hindi niya mapigilang kantahin ang parteng pinakanatatandaan niya sa kanta, minsan ay sisipol na lamang sa mga parteng hindi matandaan, "Bawat sandali na ikaw ay kasama para bang di na tayo muling magkikita. Hmm, hmm."

Nakarating na siya sa may tapat ng nakasarang pinto ng classroom nila habang mahinang hina-hum niya ang mga kasunod na parte ng kanta. Pagkabukas niya ng pinto, nakatungo pa siya nun at pagka-angat niya ng ulo niya ay kinanta niya ang mga sunod na parte ng kanta, "Na mahal na mahal kita, maalala mo sa---"

Napatigil siya sa pagkanta nang magtama ang mga mata nila ng nag-iisang taong natira sa classroom nila, naka-upo ito sa may unahan, sa may upuan niya sa tabi ng bintana, mukhang nakatingin ito sa labas bago siya pumasok dahil napansin niya ang dahang dahang pagbaba ng mahaba nitong buhok na sensyales na bigla itong lumingon sa kanya nang mabigla sa pagbukas niya ng pinto. Malapit ng lumubog ng tuluyan ang araw at halos

madilim na sa loob ng silid aralan, nagkukulay orange na ng kaonti sa paligid dahil sa epekto ng paglubog ng araw, tahimik ang loob ngunit maririnig ang sigawan ng mga studyanteng naglalaro ng tennis sa ibaba pati na rin ang tunog ng pagpalo sa bola. Saglit niya lang iyon nakita pero sigurado siya sa nakita niya. Mabilis man itong pinahiran ni Leaf ay nakita niya ang tulong lumuha sa mga mata nito.

"Ayos ka lang ba?" agad-agad niyang nilapitan sa kinauupuan ang babae, umupo siya sa harap nito at ipinatong ang mga braso sa lamesa para matapatan ang mukha ni Leaf na pilit ngumingiti sa kanya.

"Ayos lang ako, Pierce," gustong sapakin ni Pierce ang sarili, obvious ba na ayos lang siya? Syempre hindi! Sino ba ang ayos na nag-iisa sa classroom at umiiyak?!

"'Yung totoo, may nangyari ba? Bakit nandito ka pa? Bakit hindi ka pa umuuwi? At bakit umiiyak ka?"

Napakagat ng ibabang labi si Leaf at pinipigilan na tumulong muli ang mga luha, umiling iling lang siya bilang sagot.

"Si Owen ba?"

Pagkatanong niya nun ay hindi na napigilan ng babae na maiyak ng tuluyan. Napamura na lang si Pierce.

-â™¥-â™¥-â™¥-

Half past seven na nang dumaan si Oranggu sa tapat ng bahay ni Bana, nag-doorbell siya dito at lumabas agad sa pinto si Bana. Napansin niyang may pag-aalala sa mukha nito nang lapitan siya nito sa gate at pagbuksan.

"Pasok ka."

"Hindi na kailangan," pagtanggi ni Oranggu pero mas lalong binuksan ni Bana ang gate para papasukin siya, "Gusto kang makilala nina Mama at Papa."

"Ha?! Bakit?" nabigla si Oranggu dun, bakit siya kailangang ipakilala ni Bana sa mga magulang nito? Hindi naman siya boyfriend nito para ipakilala.

"W-wag mong isipin na ipapakilala kita bilang boyfriend ko!" mukhang nabasa ni Bana ang nasa isip niya, namumula tuloy na sinigawan siya ng babae at tinalikuran, "Gusto ka nilang makilala bago nila ako payagang mag-apply sa part time na inalok mo sa akin, ayaw talaga nila akong payagan pero pinilit ko sila ng ilang oras at napapayag ko rin sila sa wakas pero sa isang kundisyon, gusto ka raw nila makilala. Gusto raw nilang malaman kung pwede nila akong mapagkatiwalaan sa'yo."

"O-okay?" iyon na lang ang nasabi ni Oranggu at medyo kinabahang pumasok sa bahay ni Bana. Namangha siya nang makita kung gaano kalaki ang loob ng bahay ni Bana, ang linis, ang kintab, ang daming laman, may second floor at ang gaganda ng mga gamit! Mas namangha pa siya nang makita ang isang malaking flat screen tv sa may sala kung saan sinalubong siya ng isang babae at isang lalaking may edad na, siguro mga nasa 40 pataas na ang mga ito, sila na siguro ang mga magulang ni Bana. Mukha naman silang mabait dahil inalukan agad siya ng mga ito ng maiinom at makakain na siyang tinanggihan niya dahil sa hiya, pinaupo siya sa may sofa at pinaggitnaan ng dalawang matanda habang nakatayo lang sa harapan nila si Bana at kinakagat ang mga daliri.

"So, you're Oranggu Tan," nakangiting pagkumpirma ng nanay ni Bana, tumango tango lang siya na medyo ninenerbyos na, bakit pakiramdam niya isa siyang kriminal na ini-interrogate ng mga pulis? Kulang na lang tapatan siya ng lampara sa mukha, "I've heard a lot about you from my daughter."

Anong alam nila tungkol sa kanya? Hanggang saan ang naikwento ni Bana tungkol sa kanya? Alam ba nila ang tungkol sa pamilya niya at sa nakaraan niya? Alam ba nila na nahalikan niya na ang anak nila? Kaya ba siya pinapasok ng bahay para gilitin ng leeg sa paghalik niya kay Bana? O dahil sa prank na ginawa niya dati kay Bana? At bakit ba sila nage-English e nasa Pilipinas lang sila? Medyo kinakabahang naaalibadbaran si Oranggu sa kinauupuan niya.

"She told us na naikwento niya na raw sa'yo ang kalagayan ng pamilya namin when it comes to our financial status, alam mo na rin na we can't afford her piano class anymore and we're trying our best to save up for her college. And you also know how much she wants to attend her piano class so that's why you offered her this part time job in a gasoline station nearby?" tumango si Oranggu sa seryosong tanong ng tatay ni Bana, "I don't really want her to do it. It's very dangerous for her, she's a girl afterall. Sabi niya 12 midnight daw ang tapos nito, bukod sa mapanganib na for a defenseless girl like her, paano na ang studies niya? Kung pagkatapos ng academic class niya ay mayroon siyang piano class at pagkatapos nun ay mayroon siyang part time job hanggang alas dose, where would she find time to study?"

"But pa---" kukulitin ulit sana ni Bana ang tatay niya pero inunahan na siya ni Oranggu.

"Mr. And Mrs. Na," magalang na panimula ni Oranggu, "Hindi niyo na po kailangang problemahin ang pag-uwi niya ng gabi, pangako ko po na ihahatid ko siya papunta at pabalik dito. Sisiguraduhin ko po na makakauwi siya ng buo at maayos. At tungkol naman sa pag-aaral niya, walang problema iyon, kapag naman gabing gabi na walang masyadong dumadaan sa gas station para magpagasolina, marami kaming free time para mag-review, pinapayagan naman ako ng boss ko na mag-review kapag walang gagawin sa trabaho o walang customer. Magtiwala po kayo sa akin, matagal ko ng ginagawa itong part time na ito at nakakakuha pa rin ako ng matataas na grades."

"Iyon ang problema, hindi kami sigurado kung mapagkakatiwalaan ka namin. Afterall, hindi ka naman namin kilala ng lubusan, hindi namin kayang ipagkatiwala ng basta basta sa'yo ang anak namin."

"Mama, papa..." mukhang nahihirapan din si Bana dahil hindi makumbinsi ang mga magulang niya.

"Mr. Na," biglang tumayo si Oranggu at hinarap ng seryoso ang tatay ni Bana, "Suntukin niyo po ako sa mukha, 'yung malakas."

Nabigla ang tatlong kasama niya sa sinabi niya.

"Kung gusto niyo pong malaman na mapagkakatiwalaan niyo ako, suntukin niyo po ako. Patunay po iyon na handa akong masaktan para lang hindi mapabayaan si Bana. Magpapasuntok ako para payagan niyo siyang magtrabaho sa gas station at para hindi mapabayaan ang pangarap niya, ang maging isang magaling na pianist.

Hindi po ako papayag na hindi niyo siya papayagan. Gusto niya po ito, gusto niya pong ipagpatuloy ang maka-attend ng piano class niya, handa siyang magtrabaho, madumihan at magsuot ng magrasang damit alang alang sa pangarap niya kaya hindi ko hahayaang hadlangan niyo siyang tuparin ito dahil lang sa hindi kayo nagtitiwala sa akin."

Walang umimik. Inulit ni Oranggu ang hamon niya.

"Suntukin niyo po ako at kapag pinabayaan ko si Bana, hindi lang suntok ang pwede niyong gawin sakin kundi kahit anong naisin niyo. Sana magtiwala kayo sa akin."

Tumayo ang tatay ni Bana at akala nilang lahat ay susuntukin talaga nito si Oranggu pero tumigil lang ito sa harap ni Oranggu, ipinatong ang kamay sa balikat nito at tinignan ng husto sa mga mata, "Bibigyan kita ng isang linggo upang mapatunayan mong maaari kitang pagkatiwalaan sa anak ko, papayagan ko siyang magtrabaho sa gas station at kapag walang nangyaring hindi kanais nais sa kanya sa loob ng isang linggo then I can say that maybe I can actually entrust my daughter to you."

"Yes, sir."

"Waaa! Ang galing Oranggu, napapayag mo talaga si papa! Actually kanina pa kami nagtatalo ni papa, nung sinabi niyang gusto ka niyang makita at makausap akala ko talaga hindi na niya ako papayagan," tuwang tuwa si Bana sa naging resulta ng usupan ng mga magulang niya at ni Oranggu, pinayagan na siya at naglalakad na sila ngayon ni Oranggu papunta sa gas station.

"Bakit naman inisip mo agad na hindi ka nila papayagan dahil lang sa gusto nila akong makita at makausap?"

"E kasi, hindi ka kaya presentable! Mukha kang hoodlum!"

Medyo nainis si Oranggu at inilapit ang mukhang may nakakunot na noo kay Bana, "Nang-aasar ka ba?"

Nang inilapit ni Oranggu ang mukha niya kay Bana, sinamantala ng babae na sarhan ang maliit na distansyang iyon na namamagitan sa kanila. Mabilis na inilapat niya ang labi sa lalaki at inihiwalay din agad habang nakangiti ito sa nabiglang itsura ng lalaki, nawala na ang mga kunot sa noo.

"Oranggu, do you like me?" hindi niya na napigilan ang sarili na itanong iyon sa lalaki matapos niyang marinig ang mga sinabi nito sa papa niya kanina. Hindi niya talaga inaasahan ang mga salitang binitawan ni Oranggu, umakto itong parang boyfriend niya na ipinaglalaban siya o ang kanilang ipinagbabawal na pagiibigan sa kanyang mga magulang. Ang corny pero na-flattered talaga siya sa ginawa ni Oranggu, hindi na niya maitatanggi sa sariling nagkakagusto na talaga siya ng tuluyan sa lalaking ito.

Naghihintay siya ng sagot pero yumuko lang si Oranggu at natakpan ang mukha nito ng buhok nito. Bakit hindi ito umiimik? Naghihintay pa rin siya ng "oo" o kahit ng... "hindi" mula dito sa itinanong niya. Kinakabahan tuloy siya, kanina lang parang sigurado siyang may nararamdaman din para sa kanya ang lalaki pero sa katahimikan nito ay parang naglaho lahat ng kasiguraduhan niya.

"O-Oranggu?"

"Pasensya na," ini-angat ni Oranggu ang ulo, tinakpan ang bibig at inilayo ang tingin sa kanya.

"Oranggu?" inulit niya ang tawag niya dito, unti unting nakakaramdam ng malaking pagkadismaya, anong ibig sabihin ng 'pasensya na'? Wala sa "oo" at "hindi" ang isinagot niya.

"Pasensya na," inulit lang din nito ang sagot at saka nauna ng naglakad sa kanya, iniiwan siyang nakapako sa kinatatayuan niya, hindi makagalaw, hindi makasunod. Mukhang napansin ito ng lalaki at tumigil sa paglalakad pero hindi lumilingon sa kanya, nakalagay ang isang kamay sa bulsa habang nakataas pa rin ang isang kamay na nakatakip sa may kalahati ng mukha, "Male-late na tayo."

Iyon lang ang sagot nito sa tanong niya. 'Pasensya na, male-late na tayo.'

May gusto ba sa kanya si Oranggu? Pasensya na, ang sabi niya, pasensya na.

Bakit ba lagi siyang pinapaasa nito kung sa huli naman ay bibiguin lang pala siya nito?

Pero siguro hindi naman talaga siya pinaasa nito kundi siya lang ang nag-imagine ng inakala niyang "pag-asa", in the end wala naman talagang sinabi si Oranggu na magpapatunay ng nararamdaman nito para sa kanya, masyado lang niyang binigyan ng malalim na meaning ang mga salita at gawa nito. Siya lang talaga nag-imagine na may gusto sa kanya si Oranggu, siya ang umasa, siya ang nagpaasa sa sarili. Hindi niya dapat sisihin si Oranggu kung bakit siya nakakaramdam ng sobrang pagkadismaya ngayon, dapat sisihin niya ang sarili niya dahil nag-akala siya ng mga bagay na wala naman talaga.

HA-HA-HA, pasensya na raw.

Hindi na talaga siya aasa pa.

IKA-LABINDALAWA

"Si Owen ba?" kinabahan bigla si Pierce, nalaman na kaya ni Leaf ang tungkol sa panloloko ni Owen? Napahigpit ang pagkakasara ng kamao niya na nakapatong sa lamesa.

Hindi na napigilan pa ni Leaf ang ilabas ang mga luha niya, sunod-sunod ng bumagsak ang mga ito mula sa kanyang mga mata, tinakpan niya ang mukha at kahit hindi masyadong maintindihan ni Pierce ang sinasabi niya ay pinilit siyang intindihin nito, "O-oo... si... Owen... kasi... si Owen..."

Paulit-ulit lang si Leaf sa pagbanggit ng pangalan ni Owen, hindi alam ni Pierce kung anong gagawin niya para patahanin ito. Kinakapa-kapa niya ang bulsa niya at naramdaman niya ang panyo sa loob, inilabas niya ito at ini-abot kay Leaf. Ini-alis ni Leaf ang takip niya sa mukha nang maramdaman niya ang isang malambot na bagay na inilalapit sa kanya ni Pierce, pagkatingin niya sa inaabot nito ay natawa siya.

"Hello kitty?" nahihiyang tumingin si Pierce kay Leaf habang napapakamot siya sa may batok, "O-oy, hindi ako bading ha! Nadekwat ko lang 'yan sa kapatid ko!"

Hindi naman talaga siya ang tipo ng tao na nagpa-panyo, nagkataon lang na naisipan niyang magdala ng panyo ngayon dahil baka dumugo na naman bigla ang ilong niya at dahil wala naman siyang panyo ay kumuha na lang siya ng walang paalam sa kapatid, unfortunately puro Hello Kitty ang design ng panyo nito. Hindi naman niya nagamit 'yung panyo kaya malinis iyon at pwedeng gamitin ni Leaf.

Ipinunas na ni Leaf ang panyo sa mga luha niya upang tuyuin ang mga ito, sinubukan niyang ikwento ng ayos kay Pierce ang nangyari, nakinig naman ng husto ang lalaki sa kanya.

"Nag-away kasi kami ni Owen kanina lang."

"Bakit?"

"Kasi," nilaro-laro niya ang cellphone strap niya na may design na strawberry na nakapatong sa may lamesa, sa pagitan nila ni Pierce, "Nainis siya sa akin, mapilit daw ako masyado. Sinasakal ko raw siya sa relationship namin."

"Ha?"

"Simula nang maging busy na siya sa pagpapractice nila para sa nalalapit na tournament ay wala na siyang time para puntahan ako dito sa school upang sunduin, hindi na rin kami halos nagkikita kahit weekends para man lang mag-date o mag-bonding. Tapos nakausap ko siya kahapon sa cellphone, sabi ko sa kanya miss ko na siya, sana man lang magkasama ulit kami kahit saglit lang, sabi ko pa nga willing naman akong maghintay na matapos ang basketball practice nila, ang sabi naman niya sa akin mapupuntahan niya naman daw ako ngayon dahil maaga raw matatapos ang practice nila. Syempre natuwa ako, inaabangan kong matapos ang klase natin ngayon dahil makikita at makakasama ko ulit siya pero na-disappoint lang ako nang mag-text siya sa last period, ang sabi niya hindi raw siya makakapunta, sorry daw. Tinawagan ko siya, sabi niya biglaan daw nagbago desisyon ng coach nila at hindi raw mapapaaga ang tapos ng practice nila, sabi ko okay lang pupuntahan ko na lang siya sa school pero ayaw niyang pumunta ako. 'Wag na raw. Pinilit ko siya pero nagalit siya. Nagtalo kami hanggang sa sinabihan niya akong ang immature ko raw, mapilit daw ako masyado at sinasakal ko raw siya. Tapos ayun, binabaan na lang ako ng telepono."

Hindi niya alam kung makakaramdam siya ng relief dahil hindi pa rin natutuklasan ni Leaf ang tungkol sa panloloko ni Owen o mas lalo siyang maiinis kay Owen at sa mga oras ding iyon ay gusto niya itong puntahan, i-dribble ang ulo at i-shoot sa basurahan?

"Alam kong ang babaw ng dahilan ko para magmukmok dito mag-isa at umiyak, hindi naman siya nakipag-break sa akin, nagalit lang siya at alam kong kasalanan ko naman. Kinulit ko siya kahit alam kong pagod na siya sa

sobrang kaka-practice, ano ba magagawa ko nami-miss ko lang talaga siya e. Immature nga siguro ako tulad ng sabi niya, bakit ba hindi ako makapaghintay hanggang next week."

"Bibilhan kita ng ice cream," hindi alam ni Pierce kung anong pwede nyang sabihin para mapagaan ang loob ni Leaf kaya ayon na lang ang naisip nyang sabihin. Hindi naman kasi sya expert sa pagpapatahan o sa pagpapagaan ng loob, sanay lang siyang manakot, manakit at magpa-iyak.

"Eh?" napatigil bigla si Leaf sa paglalaro niya sa strap ng cellphone niya at napatingin siya sa sinabi ni Pierce. Napakamot ng ulo si Pierce at itinuro ang daliri sa may labas, "May bagong bukas atang tindahan ng ice cream sa may plaza, malapit doon sa may hilera ng mga tindahan ng mga damit. Kung gusto mo, ililibre kita."

Napangiti si Leaf, kinuha niya na ang bag niya, isinakbit sa balikat niya at tumayo. Tumayo na rin si Pierce at nabigla siya nang iyakap ng babae ang kamay nito sa may braso nya at nang tignan niya ito ay nakangiti lang ito sa kanya ng malawak, "Tara! Gusto ko ng strawberry flavored ice cream!"

Tumango lang si Pierce at iniiwas ang tingin kay Leaf habang pilit niyang itinatago ang kumakawalang ngiti sa kanyang mga labi. Kinikilig siya at gusto niyang sumigaw ng malakas na YES! kung wala lang sa harapan nya si Leaf. Gusto niya rin sumayaw sa saya dahil nagtagumpay siyang pangitiin si Leaf kahit malungkot ito. Masaya siyang napasaya ito.

Naglakad na sila patungo sa may plaza, buti na lang hindi naman ito ganoong kalayo sa school nila. Nang makarating sila sa tinutukoy na ice cream parlor ni Pierce ay umorder sila ng tig-isang malalaking cone. Naglakad lakad sila habang kinakain nila ito, habang naglalakad sila ay biglang tumigil si Leaf sa tapat ng isang tindahan ng mga damit at alahas. Hindi ito pumasok ng tindahan, tumingin lang ito sa mga tinda sa may salamin habang dinidilaan ang hawak na ice cream. Tumingin din si Pierce, puro mga kwintas, bracelet at kung anu-anong abubot na pambabae lang ang nakadisplay doon.

"Ang cute oh," may itinuro si Leaf sa may salamin, sinundan ni Pierce ang itinuturo niya pero hindi niya magets kung alin.

/>"Anong cute?"

"Iyong kwintas."

"Iyong may palawit na strawberry?" tumango si Leaf at nakita niya na parang may ningning sa mga mata nito habang tinitignan ang itinurong kwintas, "Ang cute cute talaga."

"Mahilig ka ba sa strawberry?" napansin kasi ni Pierce na ang palawit nito kanina sa cellphone ay strawberry tapos mukhang ang shampoo nito ay strawberry ang flavor tulad ng ice cream na inorder nito, madalas niya kasing maamoy ang sweet na amoy ng strawberry sa tuwing dadaan ito sa harapan niya.

Ngumiti si Leaf sa kanya at tumango-tango, "Yup! Ewan ko ba pero attracted ako sa itsura, sa amoy at sa lasa nila. Kahit anong bagay na may strawberry para sa akin ay cute!"

"Bakit hindi mo bilhin iyong necklace?" tinutukoy nya iyong nakadisplay. Umiling ito sa kanya, "Masyadong mahal."

Tinignan nya ang presyo, oo nga masyadong mahal. 800 pesos para sa isang simpleng necklace na may design na strawberry, mukhang hindi naman iyon silver o gold.

"Tara!" niyaya na siyang umalis ni Leaf palayo doon sa tindahan na iyon pero bago umalis ng tuluyan napansin niyang binigyan ulit ito ng huling tingin ni Leaf, mukhang gustong gusto talaga nito ang necklace na iyon. Nag-isip agad siya kung paano siya makakakuha ng 800 pesos bago mag next week, iyon sana ang gusto niyang iregalo dito.

Matapos nilang magtingin-tingin sa mga tindahan at maubos ang mga ice cream nila ay hinatid na ni Pierce si Leaf sa may bus stop, ilang minuto lang din ay dumating na ang bus ni Leaf at sumakay na ito. Bago magsara ang pintuan ay nilingon siya nito at kinawayan, "Bye bye Pierce, salamat sa araw na ito. Napasaya mo ako! Magkita na lang tayo bukas, mag-ingat ka ha?"

"Ikaw din!" kinawayan niya rin ito hanggang sa nagsara na ang pinto at umandar na papalayo ang bus.

Umuwi si Pierce ng bahay na hindi maalis-alis ang mga ngiti sa kanyang labi. Tinukso pa nga siya ng kapatid pero ipinahid niya lang ang palad niya sa mukha nito para ilayo ito sa kanya at pakanta kantang umakyat ng hagdan papunta sa kwarto niya.

Bumaba lang ulit siya nang tawagin na siya ng nanay niya upang maghapunan, habang kumakain sila ay tinanong niya ang mga magulang niya ng isang bagay.

"Tay, gusto mo ba ng masahe?"

"Bakit?" sumasandok ng ikalawang mangkok ng kanin ang tatay niya nang mapatigil ito sa kahina hinalang tanong.

"Wala lang, may special offer sana ako sa'yo. 10 minutes na masahe for only 30pesos! Plus aayusin ko ang gamit mo for only 50 pesos at pakikintabin ko ang sapatos mo for only 30 pesos! At may promo pang taga gawa ng kape for only 20 pesos!"

"Wow, ayos ang business mo ah kuya!"

Tinignan ni Pierce ang kapatid, "Pear, may offer din ako sa'yo. Gagawin ko assignment mo for only 80 pesos."

"Kahit 'wag na kuya!"

Natawa ang nanay niya, "Pierce, may kailangan ka ba at nagbubusiness ka bigla?"

Napahawak sa may batok si Pierce, "Eh kasi may kaibigan akong magbi-birthday next week e wala akong pera."

"Magkano ba ireregalo mo?"

"800."

"Ang mahal naman!" pangongontra ni Pear.

"Mukhang espesyal ata iyang kaibigan na iyan," kumento ng tatay niya na may kaonting tono ng panunukso.

"Uyy, para kay ate Leaf iyan ano?" siniko lang ni Pierce ang kapatid at napa-aray ito.

"Sige, tatanggapin ko lahat ng offer mo kanina, babayaran kita ng 200 pesos kung may dagdag na hugas ng pinggan at pagliligpit ng lamesa ng pinagkainan at dagdag 100 pesos kung itatapon mo ang basura bukas at wawalisin mo ang buong bahay."

"Talaga 'tay?" biglang nagningning ang mga mata ni Pierce at tuwang tuwang inilapit ang mukha sa tatay.

"Dadagdagan ko ng 200 pero kailangan maipasa mo lahat ng mga test mo sa school at kapag may ibinagsak ka, sisingilin ko sa allowance mo iyong 200 okay?" nag-dalawang isip muna si Pierce sa kundisyon ng nanay niya pero um-oo din naman siya maya-maya.

"Ikaw, Pear? Wala ka bang balak mag-donate sa akin?" kinulit naman niya ang kapatid.

"Hmm, sige na nga. Bibigyan kita ng 50 pesos kung papayag kang lagyan kita ng cutics sa mga kuko mo sa kamay at paa at hindi mo siya tatanggalin for 1 week."

"Ha? Ayoko nga!"

"Edi 'wag, sayang iyong 50 pesos."

Nag-isip muna si Pierce at wala na siyang nagawa kundi pumayag sa bwisit na kundisyon ng kapatid niya, kailangan niya talaga ng pera e, "Sige na nga!"

"Woo! Humanda ka sa akin kuya!!!" wala na ngang nagawa si Pierce, ginawa niya lahat ng sinabi niyang gagawin niya at nilagyan nga siya ng kapatid niya ng iba't ibang kulay sa may kuko ng kamay at paa niya. Pumasok siya kinabukasan na colorful ang mga kamay niya kaya palagi niyang itinatago sa may bulsa ng pantalon niya ang mga kamay pero hindi ito nakaiwas kay Oranggu nang salubungin siya nito sa classroom pagkapasok niya.

"Oy boss!"

"Oy Oranggu," bati niya kay Oranggu na nakatambay na sa may gilid ng lamesa niya, tinanggal niya ang back pack sa may balikat at ipinatong sa may lamesa, doon nahagip ni Oranggu ang mga makukulay niyang kuko at hinigit ito ni Oranggu para makumpirma ang nakita.

"Boss, ano ito? Wag mong sabihin... kailan pa boss? 'Wag naman sanang noong naliligo pa tayo ng sabay ng hubo't hubad!" hinigit agad ni Pierce ang kamay mula kay Oranggu at sinapak ito.

"Ulol! Hindi ako bakla! Kapatid ko ang naglagay niyan," tinago ulit agad ni Pierce ang mga kamay sa may bulsa at naupo sa kanyang puwesto. Hinanap ng mga mata niya si Leaf at nakita niyang nasa may likod ito, sa tabi ng upuan ni Bana at nakikipagdaldalan dito.

"Bakit naman napagtripan ni Pear ang mga kuko mo at paano ka niya na-corner?" kinuwento ni Pierce ang pangangailangan niya ng pera para sa nalalapit na birthday ni Leaf, syempre sa mahinang boses upang hindi makaabot sa pandinig ng babae.

"Bale may 550 pesos ka na?"

"Oo, pero iyong 200 parang utang lang kasi kapag may ibinagsak ako kahit isa sa mga test ko, sisingilin sa akin ni ermat iyon sa allowance ko."

"Ahh, diba iyong regalong ibibigay mo ay naghahalaga ng 800 pesos? Edi kulang ka na lang ng 250?"

"100 na lang kasi iyong 150 kukunin ko sa baon ko ngayon at sa Monday."

"Kailan ba birthday ni Leaf?"

"Sa Tuesday na."

"Ahh, paano iyong kulang na 100, saan mo kukunin?"

"Sa iyo."

"Ha?"

"Pautang pre."

"Ulol, sa akin ka pa nangutang, alam mong gipit din ako."

"Sige na 'tol, babayaran din kita agad kapag nakumpleto ko na baon ko next week, kailangan ko lang talagang mabili agad iyon sa Monday. Isa-sub pa kita sa part time mo mamayang gabi kung gusto mo para kunwari down payment ko sa'yo, iyon na kunwari iyong interest."

Napansin ni Pierce na bago sumagot ang kaibigan ay tumingin muna ito sa may likod, nang sundan niya ang direksyon ng tinignan nito ay nakita niyang sumilip muna ito kay Bana saka pumayag sa suhestiyon niya sa pagsa-substitute niya sa part time nito. Ipinagtaka niya iyon pero hindi niya na inusisa pa sa kaibigan.

Dumating na ang teacher nila at nagsibalikan na sila sa mga pwesto nila, umupo na rin si Leaf sa tabi niya na agad naman siyang binati.

"Hello, Pierce."

"Hello," binalik niya ang mga ngiti nito sa kanya, sa araw-araw na ngumingiti siya mukhang napa-practice na niyang maging ngiti talaga ang mga ngiti niya at hindi na mukhang ngiti ng isang serial killer katulad ng dati.

"Kunin niyo ang mga libro niyo at magsisimula na tayo ng lesson," matapos silang batiin ng guro at i-check ang attendance ay inutusan na silang kunin ang mga libro nila. Inabot ni Pierce ang bag, binuksan at kinuha ang libro sa loob nito. Nang ipatong niya ang libro sa lamesa at binubuklat niya ito nagtanong siya kay Leaf, "Anong page?"

Paglingon niyo kay Leaf nakita niyang nakatingin ito sa mga kuko niya at nagpipigil ng tawa, "Cute nails, Pierce."

Sa loob ng klase nila, may nag-evolve sa isang kamatis.

-â™¥-â™¥-â™¥-

Kinagabihan ay nagpunta na si Pierce sa may gasolinahan kung saan nagpa-part time si Oranggu, siya ang papalit muna kay Oranggu ngayon bilang down payment niya sa utang niyang 100 dito. Nabigla na lang si Pierce nang makita niya si Bana doon na nagtatrabaho din.

"Jeje prince, anong ginagawa mo dito?"

"Ikaw din, anong ginagawa mo dito? Teka, anong tinawag mo sa akin?!"

"Siya ang papalit kay Oranggu ngayong gabi, prinsesang walang kwenta, tabi nga dyan," itinulak ng magga-guide sa kanya si Bana, kamuntik na tuloy itong ma-out of balance. Nagtaka si Pierce sa itinawag ng magga-guide sa kanya kay Bana pero hindi na niya naitanong pa kung bakit ganoon ang inasal nito kay Bana dahil nagpatuloy na ito sa pagpapaliwanag sa kanya ng dapat niyang gawin, saglit lang naman at mukhang madadali lang ang mga dapat niyang gawin kaya iniwan na siya agad ng nag-guide sa kanya nang maintindihan niya na ang dapat niyang gawin.

"Psst, Bana," habang nagfi-fill si Pierce ng gasolina sa isang truck ay tinawag niya si Bana na nasa tabi niya at nagpu-puno ng ibang sasakyan, hindi siya nilingon nito pero sumagot naman, "Oh?"

"Problema nun?"

"Nino?" ini-angat ni Bana ang tingin kay Pierce.

"Nun, ano ngang pangalan nun, Khon ba? Basta, iyong nagtuturo sa akin kanina ng gagawin ko."

"Ah, si Khon Trabida."

"Iyon, 'yun nga," tapos na si Pierce maglagay ng gasolina, tinakpan niya ang gas tank ng truck at ibinalik na sa lagayan ang gas pump, tinanggap niya ang bayad ng driver at umalis na ang truck, "Bakit parang ang taray nun sa'yo? Tinulak ka pa kanina tapos tinawag ka pang prinsesang walang kwenta?"

"Wag mo ng intindihin iyong Khon na iyon," tapos na rin si Bana, ngitian niya ang driver bago ito umalis, umupo siya sa may sahig habang wala pang bagong customer na nadating, tumabi naman sa kanya si Pierce, "May galit ata iyon sa akin dahil mas maganda ako sa kanya."

"Ang kapal din ng mukha mo ano? Nakakamangha sa kapal. Idol."

Hinampas ni Bana ng pabiro ang braso ni Pierce habang natatawa, "Joke lang! Mas makapal ka pa rin! Haha! Hindi ko alam kung bakit ganoon iyon sa akin, simula ng dumating ako dito ang taray taray niya na sa akin. Bawat pagkakamali ko pinupuna niya tapos madalas niya pa akong pinapagalitan at pinapahiya, tinatawag niya akong prinsesang walang kwenta dahil alam niyang galing ako sa mayamang pamilya tapos dahil nga bago ako, medyo nagkakamali pa ako. Insecure ata sa akin kaya ginagawa ang lahat mapahiya lang ako. Feeling ko pati may gusto iyon kay Oranggu e, daig pa ang linta kung makadikit kay Oranggu. Iyon din siguro ang kinaiinis niya sa akin, inirekumenda kasi ako dito ni Oranggu."

Ikinuwento sa kanya ni Bana ang tungkol sa pagkaka-utang ng mga magulang nito kaya napilitan itong mag-part time sa may gasolinahan para matustusan ang piano class nito at makapag-ipon para sa college, napag-alaman din niyang si Oranggu ang nagsuhestiyon dito na magtrabaho sa gasolinahan.

"Bakit nga pala ikaw ang nandito imbis na si Oranggu?" siya naman ang nagkuwento ng tungkol sa kanya kay Bana.

"Ahh, oo nga malapit na birthday ni Leaf. Mahilig talaga iyong babaeng iyon sa strawberry, ang daming collection nun ng mga gamit na may strawberry na design."

"Uy 'wag mong sasabihin sa kanyang ireregalo ko iyon ha."

"Oo naman, secret lang."

Kahit hindi naman sila nagkakasundo palagi, in the end mukhang nagkakasundo na rin naman sila. Nagbabago na rin ang tingin nila sa isa't isa, unti-unti ng nawawala ang mga nabuong masasamang first impression nila sa isa't isa pwera na lang talaga sa impression ni Bana kay Pierce na isa itong jeje prince.

"May itatanong nga pala ako Pierce," nilingon ni Pierce si Bana, nakita niyang mukhang nagdadalawang isip itong itanong ang gustong itanong nito sa kanya, "Ano... umm... alam mo ba ang tungkol sa nakaraan ni Oranggu?"

"Kung ang tinutukoy mo ay ang nangyari sa nanay niya at sa ex niya, oo."

"Ex niya?" nabigla si Bana doon, hindi niya inaakalang may naligtangan siya tungkol kay Oranggu pero sabagay bakit nga naman sasabihin ni Oranggu ang lahat lahat sa kanya? Sino nga lang ba siya kay Oranggu kundi isang classmate lang hindi ba? Nakaramdam ulit ng lungkot si Bana, naalala na naman niya iyong gabing "pasensya na"

lang ang isinagot sa kanya ni Oranggu. Pagkatapos noong gabing iyon, parang may nabago, hindi na siya masyadong iniimikan ni Oranggu, iimikan lang siya nito kung kailangan lang, parang iniiwasan na rin siya nito at nagkaka-ilangan sila sa tuwing sila na lang dalawa ang magkasama.

"Alam mo na ba ang tungkol sa nanay niya, Bana?"

Tumango si Bana, "Oo, nakita ko na rin ang tatay niya pero hindi ko alam ang tungkol sa ex niya. Wala siyang nabanggit sa akin, pwede bang sabihin mo sa akin?"

"Ewan ko lang, sa tingin ko dapat kay Oranggu mo mismo alamin, ayoko namang ipagsabi kahit kanino ang tungkol sa nakaraan niya."

Nabigla siya nang kumapit si Bana sa manggas ng t-shirt niya at hinigit ito, nang tignan niya ang ekspresyon sa mukha nito nakita niya ang isang malaking paghahangad na malaman ang tungkol kay Oranggu, "Ikwento mo na sa akin Pierce, please? Promise hindi ko sasabihin kay Oranggu na ikinuwento mo."

"Teka nga, ano bang meron sa inyo ni Oranggu?" naalala niya ang ikinilos kaninang umaga ni Oranggu, ang pagsilip nito kay Bana bago sumagot sa kanya. Pakiramdam niya mayroong hindi naikekwento sa kanya ang kaibigan. At tama nga siya, sinabi sa kanya ni Bana ang mga nangyari sa pagitan nila ni Oranggu nitong mga nakaraang araw pati na rin ang tungkol sa parteng pagtanggi ni Oranggu sa babae.

"Sasabihin mo na ba sa akin ang tungkol sa ex niya?"

"May gusto ka ba sa ungas na iyon?"

Tumungo lang si Bana at pinaglaruan ang mga daliring nakapatong sa may mga tuhod niya, "Nakakatawa ba kung sasabihin kung oo?"

Natawa si Pierce, "Hindi."

"Eh ba't ka tumawa?!"

Tumawa ulit si Pierce, "Hindi lang ako makapaniwalang kukumplikado na naman ang sitwasyon niya."

"Anong ibig mong sabihin?"

"Hindi ko alam kung anong tingin sa'yo ni Oranggu at kung ano talaga ang nararamdaman niya para sa'yo dahil wala siyang nababanggit sa akin, pero ang masasabi ko lang sa'yo ay si Oranggu ang klase ng taong titiisin ang nararamdaman niya para lang hindi masaktan ang mga taong pinapahalagahan niya."

"Ha?"

"Isang halimbawa, madalas parehas kami ng mga bagay na nagugustuhan ni Oranggu pero simula pa lang ng mga bata kami laging pinipili niya ang ikalawang pagpipilian kahit hindi iyon ang gusto niya para lang maibigay sa akin ang una at talagang gusto naming parehas. Lagi siyang nagpapaubaya, ayos lang na wala siya, ayos lang na siya ang masaktan 'wag lang ang taong mahalaga sa kanya. Ganoon ang ugali nung ungas na iyon kaya nga hindi kataka-takang natagalan niya ang isang makasariling kaibigan na tulad ko."

"Pierce, umm..."

"Hindi mo siguro ma-gets ang koneksyon ano? Ang gusto ko lang sabihin sa'yo ay baka ganun siya sa'yo, pero hindi kita pinapaasa ha, kung napansin mo nitong mga nakaraang araw na parang may mga sitwasyon na mukhang may gusto siya sa'yo pero nagtataka kung bakit bigla ka niyang tinanggihan noong gabing iyon sa tingin ko ay natatakot lang siyang masaktan ka. Sa tingin ko lang iyon ha, ewan ko lang talaga."

"Bakit naman siya matatakot na masaktan ako? Masaktan sa alin?" kumukunot na ang noo ni Bana sa mga pinagsasasabi ni Pierce.

"Hindi ba't nabanggit mong binalaan ka dati ni Oranggu na 'wag na 'wag ka na muling magpapakita sa tatay niya?" tumango si Bana bilang sagot, "Minsan dinala niya ang ex niya sa bahay nila upang tapusin ang isang project, akala ni Oranggu hindi pa dadating ang tatay niya kaya iniwan niya muna saglit ang ex sa bahay nila upang bumili sa labas ng maiinom at makakain nila pero pagbalik niya naabutan niya na lang ang ex niyang tumatakbo na palabas ng bahay nila, umiiyak ito at mukhang takot na takot. Nang habulin niya ito at hinawakan sa may kamay para pigilan, sumigaw ito, itinulak at sinabihan si Oranggu na lumayo sa kanya. Pagkatapos noon, nakipag-break sa kanya ang syota niya at hindi na siya kinausap pang muli. Tumatak sa isip ni Oranggu ang takot na takot na mukha ng ex niya at hanggang ngayon hindi niya alam kung anong nangyari sa mga sandaling nawala siya noong mga panahong iyon. Ang alam niya lang ay nang bumalik siya ng bahay niya ay naabutan niya ang magulo at makalat na bahay nila at ang tatay niyang amoy alak, pula ang mga mata at ngingisi-ngising pinuri ang ex niya."

"Wag mong sabihin..."

Umiling si Pierce, "Hindi ko alam, Bana. Hindi rin talaga alam ni Oranggu ang nangyari dahil kahit anong pilit niya ay walang sinabi sa kanya ang tatay niya tungkol sa nangyari. Pero pare-parehas tayo ng hinala, may ginawang hindi magandang maganda ang tatay ni Oranggu sa ex niya."

Tumayo na si Pierce dahil may paparating na sasakyan, "Pagkatapos ng pangyayaring iyon, hindi na nagka-girlfriend pang muli si Oranggu, iniwas niya na ang sarili niya sa mga babae dahil natatakot siyang maulit ulit ang bagay na iyon, kung anuman iyon. Kung nakita mo na ang tatay niya, may ideya ka na siguro kung anong mga klaseng bagay ang pwedeng gawin ng matandang iyon."

IKA-LABINGTATLO

"Uwaaa! Ang ga-gwapo talaga ng mga taga-Cielo High!"

"Grabe Leaf, boyfriend mo iyong captain nila? Ang swerte mo, ang gwapo talaga niya!"

"Uy Leaf, sabihin mo naman sa boyfriend mo na baka pwede niya akong ipakilala sa isa sa mga ka-team mates niya?"

"Tsk, mas gwapo pa ako sa mga iyon, bakit hindi nila ako pinagkakaguluhan?" nakasandal sa may pader si Pierce habang nakataas ang isang paa sa may upuan niya at kinakalikot ng isang daliri ang tenga, nasa tabi niya si Oranggu na nakaupo sa may lamesa niya. Lunch break nila. Tuesday na at dumating na kahapon pa ang mga taga-Cielo High basketball team, pa-iba iba ang oras ng dating nila, kahapon ay lunch break sila pumunta at ngayon ay sa may last period ang dating nila para sa practice match sa team ng school nila, hanggang Friday sila magpapabalik balik sa Infinity College.

"Masyado ka sigurong intimidating boss."

"Intimidating? Ano iyon?"

"Magbasa ka nga ng libro boss nang lumawak lawak iyang bokabolaryo mo sa English."

"Tinatamad ako."

"Ewan ko sa'yo. Naibigay mo na ba iyong regalo mo?"

Napakamot si Pierce sa may batok, "Hindi pa nga e, paano ko ba naman maibibigay kung ang daming epal sa paligid niya? Sa tuwing iaabot ko na sana sa kanya biglang may tutulak sa akin o kaya tatawagin siya para kausapin, kadalasan pa iyong mga babaeng iyon na mga interesado doon sa mga taga-Cielo High o kaya naman mga taong babati sa kanya."

Natawa si Oranggu, "Wala kang magagawa, mukhang sikat din si Leaf sa campus e. Makakahanap ka rin ng timing na maibigay sa kanya iyong regalo, boss."

Iyon na nga ang ginawa niya, naghintay siya ng timing upang ibigay ang kwintas na binili niyang regalo para kay Leaf pero kakahintay niya ng tamang timing inabot na siya ng bell ng last period nila. Nabigla siya nang biglang tumayo agad si Leaf at mabilis na lumabas ng klase, itinapon niya na lang basta basta lahat ng nakakalat niyang

gamit sa lamesa sa loob ng bag niya, sinarhan ito ng mabilis, sinakbit agad sa balikat niya at tumakbo na rin palabas ng classroom para habulin ang babae at maihabol ang regalo niya kaso saktong palabas na siya nang pinigilan siya ng teacher niya at pwersahang inutusang dalhin ang mga gamit nito sa faculty.

"Anak ng, ano bang malas ang meron ngayon?" naiinis na naglalakad na nakapamulsa na sa may corridor si Pierce pagkatapos niyang ilagay ang gamit ng guro sa may faculty, "Ayan tuloy, nawala na si Leaf. Paano ko na lang ibibigay ang regalo ko? Tsk, bukas na nga lang kahit late na."

Aalis na sana si Pierce nang bigla siyang may naalala, "Ay tae! Nakalimutan ko ang P.E. uniform ko sa locker room ng gym!"

May P.E. Class kasi sila kanina sa 2nd period ng hapon at required silang dalhin ang pampalit nilang P.E. uniform, hindi niya ba malaman kung bakit lately ay nagiging makakalimutin siya, isinisisi niya ito sa madalas na pagsakit ng ulo niya, pagkahilo at ewan niya rin ba kung bakit parang pakiramdam niya lagi siyang pagod kaya madalas tuloy siyang madistract at mawala sa concentration. Dumadalas din ang pagdugo ng ilong niya, pinatingin siya sa

may doktor at ang sabi sa kanya ay anemic lang naman daw siya.

Binalikan ni Pierce ang maliit na bag na naglalaman ng P.E. Uniform niya sa may locker room ng gym nila pero nang palabas na siya ng locker room ay napatigil siya sa may pinto dahil narinig niya sa kabilang banda ang boses ng isang taong kinaiinisan niya ng husto.

"Nice game mga pare! Bukas ulit!"

"Owen, sama ka sa amin mamaya?"

"Saan?"

"Dyan dyan lang, kakain lang at magfa-fun time. Nakakapagod ang practice match ngayon e kaya fun trip muna tayo bago umuwi."

"O sige ba -" napatigil ito nang buksan ang pinto at nakita si Pierce na ang sama ng tingin sa kanya, "Oh nandito pala ang gorilla na ito?"

"Anong sinabi mo?" hinigit ni Pierce sa kwelyo si Owen na nakangisi pa rin pero naisip niyang wala siya sa mood para bangasan ang mukha nito kaya binitawan niya na rin agad ito at binangga na lang niya ng malakas ang balikat nito nang lagpasan niya, "Tsk!"

Ang totoo niyan ay medyo masama ang pakiramdam niya kaya mas pinili niya na lang umalis na agad, pakiramdam niya papasukan na naman siya ng lagnat. Nilagnat kasi siya noong weekend pero nawala din naman agad.

"Bwisit talaga itong araw na ito," sambit ni Pierce sa sarili habang naglalakad na papuntang gate pero nabigla na lang siya nang may maabutan siya doon na naglalakad na rin palabas. Tinawag niya ito at nagtataka siya nang makita niyang lumingon ito sa kanya na may mga pilit na ngiti sa mukha.

"Ah Pierce, nandito ka pa pala." Pakiramdam ni Pierce siya dapat ang magsabi nun sa babae dahil mas nauna itong umalis ng classroom kanina kaysa sa kanya.

"Oo e, inutusan kasi ako magdala ng gamit sa may faculty at may nakalimutan ako sa gym."

"Ahh," matamlay na sagot ni Leaf. Nagtaka siya kung bakit ganito ito at may napansin siya kaya tinanong niya, "Bakit mag-isa ka lang? Hindi mo ata kasama iyong syokoy mong boyfriend?"

"Hindi ko rin alam," napapakunot ng noo si Pierce kapag nakikita niya ang mga pilit na ngiti sa mukha ng babae, naiinis siya.

"Paanong hindi mo alam?"

"Ewan," nagkibit balikat lang ito na hindi tumitingin sa kanya, "Nakalimutan niya ata."

Napansin siguro ni Leaf ang mas lalong pagkunot ng mga noo niya kaya itinuloy nito ang pagsasalita, "Hindi ba naikwento ko sa'yo noon na may sorpresa raw siya para sa birthday ko? Mukhang joke lang iyon."

"Hindi ko masundan ang mga sinasabi mo," pag-amin ni Pierce.

"Buong araw akong naghintay na batiin niya ako pero ni text wala akong natanggap sa kanya. Kahit pumunta siya ngayon sa school natin, ni hindi niya ako pinuntahan sa classroom natin para batiin man lang. Sabi niya dati may sorpresa siya para sa akin sa birthday ko pero mukhang hindi naman iyon totoo. Ok lang sana kahit walang sorpresa o kung anuman na espesyal, ang gusto ko lang naman ay maalala niya ako at batiin kahit saglit lang," hindi makita ni Pierce ang ekspresyon ng babae dahil tumungo ito at itinago ang mukha kaya tinignan niya na lang ang paglalaro nito sa mga kamay sa may harapan, nakita niya ang pagtulo at pagpatak ng tubig sa mga ito na nasundan ng ikalawang patak, ikatlo at tila ambon na nagiging ulan ang sunod-sunod na mga patak ng luha nito. Hindi na napigilan ni Pierce ang sarili kaya niyakap niya si Leaf para bigyan ito ng kaonting suporta, hindi naman siya itinulak ng babae sa halip ay naramdaman niya ang pagpatong ng basang mukha nito sa may uniform niya. Naramdaman niya ang panginginig ng boses nito sa may dibdib niya nang magsalita itong muli.

"Gusto ko siyang puntahan sa gym kanina, gusto kong ipaalala sa kanya na birthday ko ngayon pero hindi ko kaya, hindi ko kayang ipaalala ang isang bagay na inaasahan kong maaalala niya. Alam mo iyong masakit Pierce? Iyon bang lahat sila naalala maliban sa kanya, sa taong bubuo sana ng araw ko. Pakiramdam ko tuloy ngayon hindi ako importante sa kanya, pakiramdam ko hindi na niya ako mahal."

Naramdaman ni Pierce ang mga kamay ni Leaf na kumakapit ng mahigpit sa kanyang uniform, ginugusot ito ng husto habang umabot na sa balat ng dibdib niya ang basang pakiramdam ng mga luha nito, lumakas ang mga hikbi nito at parang batang nagreklamo ito sa kanya, "Pierce, anong gagawin ko? Ayoko, ayokong bigla siyang mawala. Sabihin mo sa akin kung anong pwede kong gawin para patuloy akong mahalin ni Owen?"

Ngumawa ito ng ngumawa habang pilit siyang pinapatahan ni Pierce, nagtitinginan na rin sa kanila ang ilang mga estudyanteng dumadaan at lumalabas na ng gate. Inilayo ni Pierce ang sarili kay Leaf, kinuha niya sa bulsa ang panyong may design na Hello Kitty na dinekwat niya ulit sa kapatid niya at saka inabot ito sa basang basang mukha ng babae sa harapan niya. Habang inaabot niya ang panyo ay ipinatong niya ang isang kamay niya sa ulo nito at ginulo ang buhok nito, sa pagkakataong ito siya ang nagpakita ng isang pilit na ngiti at sinabing, "Ano bang iniiyak mo dyan? Tapos na ba ang birthday mo, ha? Hindi pa naman diba? Anong oras pa lang? Ikaw na nga ang may sabing may sorpresa siya sa'yo, anong malay mo parte pala ng sorpresa niya sa'yo ang hindi niya pag-alala sa'yo sa buong araw na ito tapos sa huling minuto bago matapos ang birthday mo saka ka niya bibiglain at ipapakita sa'yo ang napaka-espesyal na sorpresang inihanda niya para sa'yo."

Ini-angat ni Leaf ang mga luhaang mata niya at tumapat ito sa mga mata ni Pierce, nakapatong pa rin ang kamay ng lalaki sa kanyang ulo, "Ano ba Leaf, ang OA mo. Iyak ka ng iyak dyan, kung anu-anong sinasabi mong hindi ka na mahal nung syokoy mong boyfriend dahil hindi ka pa rin niya binabati gayong hindi pa naman tapos ang birthday mo. Masyado kang mainipin."

Nagawa niyang mapangiti si Leaf sa sinabi niya kaya tinalikuran niya ito, "Sige, mauna ka ng umuwi."

"Saan ka pupunta?" ipinupunas na ni Leaf ang panyo sa mga luha niya. Nakita niya na lang ang likod ni Pierce na papalayo sa kanya at ikinakaway ang kamay nito, "May nakalimutan lang ako sa classroom, babalikan ko lang."

"Hihintayin kita."

"'Wag na, mauna ka na."

"Pero -"

"'Wag mo na akong hintayin, umuwi ka na. Mag-ingat ka, ha? Bye!"

Hindi na hinarap pang muli ni Pierce si Leaf at nagtuloy tuloy na siya sa paglalakad pabalik sa gym. May babangasan lang siyang mukha ng isang walang kwentang lalaking nagpa-iyak sa isang mahalagang babae.

"Hoy!" sinipa ni Pierce ang pintuan ng locker room na agad naman nagbukas sa lakas ng pagkakasipa niya, nagsitinginan ang mga taong nandoon bale ang buong basketball team ng Cielo High at ng kanilang school, mga tapos ng magsipalit ang mga ito ng damit at mukhang paalis na rin sana kung hindi lang siya biglang dumating.

"Oy, anong problema mo? Sisirain mo ba ang pinto?" nilapitan siya ng isang malaking lalaki, sobrang tangkad nito at maladambuhala ang laki nito. Namukhaan niyang ito ang captain ng basketball team ng school nila, ang tinawag noong kuya Thunder ni Leaf na napag-alaman niya sa kwento ni Bana na may gusto pala ito dati kay Leaf at nag-confess sa babae ngunit na-reject. Ka-year lang din nila ito kahit hindi halata, kuya ang tawag ni Leaf dito dahil bukod sa magkakilala na ang dalawa noong elementary pa lang ang mga ito ay mas matanda ito ng ilang buwan kay Leaf at dahil na rin sa laki nito.

"Hindi ako interesado sa'yo, tabi!" nagawa niyang itulak ang dambuhalang si Thunder na nakaharang sa harapan niya at hinanap niya agad si Owen at sinugod ito. Hindi na siya nagawang pigilan ng mga basketball players sa loob dahil naging mabilis siya sa pagsuntok sa mukha ni Owen na sa bigla at hindi inaasahang atake niya ay napa-upo sa may sahig.

"The fck is wrong with you?" inis na tumayo si Owen at nakipagkwelyuhan kay Pierce, nilapitan sila ng mga team members, hinawakan sila sa mga braso nila at pinaglayo sa isa't isa bago pa magkaroon ng madugong away sa pagitan ng dalawa.

"Hoy gago ka! Wala ka bang naaalala sa araw na ito, ha?!" pinipilit ni Pierce na kumawala sa mga nakahawak sa kanya, gustong gusto niya talaga paulanan ng suntok at tadyak si Owen.

"Ha? Anong pinagsasasabi mo?"

"Potcha! 'Wag ka ngang mangangako ng kung ano kay Leaf kung wala ka rin namang balak tuparin, inaasahan niya ang sorpresang pinaasa mo lang sa kanya!"

Kumunot saglit ang noo ni Owen at saka siya napamura nang may maalala siya sa sinabi ni Pierce.

"O ano, bumalik na iyang kinakalawang mong alaala ha? Gusto mo ipugpog ko pa sa may pader ang ulo mo ng malakas para hindi mo na makalimutan pa ang mga bagay na importante tulad ng kaarawan niya ha? Ha?!"

Hindi umimik si Owen kaya mas lalong nabwisit si Pierce. Napamura ulit si Pierce, "Nakalimutan mo talaga? Tsk! Wala ka talagang sorpresa para sa kanya? Inaasahan niya ng sobra iyon! Potcha, ang sarap talagang basagin niyang mukha mo ngayon!"

"Bitawan niyo nga ako," itinulak ni Pierce lahat ng nakahawak sa may braso niya at may kinuha siya sa back pack niya at inihagis kay Owen, nasambot naman ito ni Owen. Isa itong maliit na maliit na bagay na nakabalot ng gift wrapper, parang may tali sa loob at parang may matigas na hugis ng strawberry, "Inaasahan niya talaga ang sorpresang ipinangako mo kaya gumawa ka ng paraan bago mag-alas dose, iyan ang ibigay mong regalo dahil sigurado akong mapapasaya mo siya ng husto. Puntahan mo siya sa kanila mamayang gabi, haranahan mo, dalhan mo ng cake, ng rosas, imbitahan mo sa labas, ewan ko, basta! Ikaw na ang mag-isip ng magandang

sorpresa sa kanya tutal ikaw naman ang matalino dito sa ating dalawa. Gamitin mo iyang utak mo para mapasaya siya!"

Tumalikod na si Pierce at bago siya umalis ng tuluyan ay tumigil siya sa paglalakad, hindi siya lumingon pero may sinabi siya kay Owen, "Ano ba talaga siya para sa'yo ha? Hindi ko sasabihin sa kanya ang panloloko mo basta gawin mo lang ang sorpresang inaasahan niya."

"Paanong –"

"Paano ko nalaman? Hindi na mahalaga iyon," lumingon si Pierce kay Owen at ang mga tinging ipinupukol niya dito ay parang apoy na nakakapaso, nakakasakit at nakakamatay, "Ang mahalaga hindi malaman ni Leaf at pwede ba, 'wag mo ng hintaying malaman niya, itigil mo na ang kagaguhan mo. Mahal na mahal ka niya kaya ayus ayusin mo nga ang sarili mo at 'wag mo siyang paiyakin?!"

11:30pm

Nakahiga si Pierce sa kama niya at tinitignan lang ang kalawakan ng kisame ng kwarto niya, hindi siya makatulog at naiinis siya sa sarili niya. Sa mga oras na iyon paulit-ulit niyang sinasabihan ang sarili kung gaano siya katanga. Bakit niya ba ginawa iyong mga ginawa niya kanina? Bakit niya inabot kay Owen ang pinag-ipunan niyang kwintas na regalo niya sana para kay Leaf? Bakit gumawa pa siya ng paraan para 'wag masira ang relasyon ng dalawang iyon? Wala na talaga siyang pag-asa, naisip niya habang nakahiga, 101% na tanga talaga siya. Wala na siyang maintindihan sa mga pinaggagawa niya, hindi lang pala siya sa academics mahina, pati na rin sa pag-ibig. Kailangan niya na talaga sigurong magsimulang magseryoso sa pag-aaral nang hindi siya gumagawa ng mga bagay na hindi niya naman maintindihan at para mabawasan na ang mga tanong niyang hindi niya mahanap ang kasagutan.

Umiiyak kasi siya.

